


“Duterterorismo”

*Inilalarawan ng pabalat ang magiting na paglaban ng rebolusyonaryong mamamayan sa terorismo ng tiraniko, kriminal at papet na rehimeng US-Duterte. Nilikha ang pabalat ng ARMAS-TK.*

# NILALAMAN

## Sanaysay

## Tula

## Sa alaala ng mga rebolusyonaryong martir

## Balagtasan



## Awit

## Biswal

## Dula



## Liham

# PAUNANG SALITA

## ng Panrehiyong Kumand sa Operasyon Bagong Hukbong Bayan Timog Katagalugan

Sa ngalan ng Panrehiyong Kumand sa Operasyon, ipinapaabot ko ang pagbati sa patnugutan ng Dagitab sa matagumpay na paglalabas ng Dagitab 2020-2021 batay sa temang **"Ang mukha ng terorismo ng estado ng rehimeng US-Duterte sa mata ng nakikibakang mamamayan at ang pangangailangang wakasan ito".** Lubhang kinakailangan ang paglalabas ng isyung ito upang ibandila ang walang takot, buong katapangan at kapangahasang paglaban ng rebolusyonaryong pwersa kasama ang sambayanan sa rehiyong TK sa terorismong ipinanlatay ng tiraniko, papet, kriminal at mandarambong na rehimeng US-Duterte sa mamamayan.

Ang Bagong Hukbong Bayan at ang rebolusyonaryong mamamayan sa rehiyong TK sa nakaraang mga taon, laluna sa panahong saklaw ng isyu ng Dagitab 2020-2021 ay buong giting na lumaban sa pinatinding kampanyang pangwawasak ng kaaway. Nilabanan ng BHB, kasama ang mamamayan sa mga larangang gerilya ang 33 panagupang batalyon ng mersenaryo't papet na pwersang AFP-PNP-CAFGU. Nagkamit ang BHB at rebolusyonaryong mamamayan ng matitining na mga tagumpay sa pagsusulong ng armadong pakikibaka, rebolusyong agraryo at pagtatayo ng base. Nagawa nitong patuloy na makapagpreserba ng sapat na lakas upang isulong ang ating rebolusyonaryong pakikibaka sa mga susunod na taon. Ang mga tagumpay na ito ay pinuhunanan ng pawis, dugo at buhay ng mga martir at bayaning mandirigma ng BHB, ng rebolusyonaryong masa at ng mga kadre at kasapi ng Partido. Nararapat na ilaan ang pinakamataas na pagpupugay para sa kanila.

Mamamayan ang mapagpasya! Ito ang pangunahing aral na mahahango natin sa paglaban at pagbigo sa atake ng kaaway sa nakaraang dalawang taon. Habang mahalaga ang armas sa paglakas at tagumpay ng digmang bayan, sekundaryo ito kung ihahambing sa lakas at mapagpasyang papel na ginagampanan ng mamamayan. Lahat ng mga kwento ng matatagumpay na pagbigo sa pag-atake ng kaaway at kwento ng matatagumpay na mga pakikibakang masa ay kwento ng kabayanihan ng masa, ng Bagong Hukbong Bayan at ng wastong

pamumuno ng Partido. Dahil makatarungan at tumutugon sa interes ng sambayanang Pilipino, tinataglay ng rebolusyong Pilipino ang walang maliw na pagsuporta ng mamamayang api at pinagsasamantalan. Sa ganito, hindi kailanman magagapi ang rebolusyong Pilipino at tiyak na ito ay magtatagumpay.

Iniimbitahan ko kayong basahin at aralin ang mga likhang sining at panitikan ng masa, mandirigma, magsasaka, manggagawa, katutubo, kabataan, kababaihan at komunista na naglalaman ng kanilang mga kwento ng kabayanihan sa gitna ng buhay at kamatayang pakikibaka laban sa kaaway ng sambayanan. Bibigyan tayo ng inspirasyon at aral ng mga ito sa pang-araw-araw na pagtupad ng ating mga tungkulin sa digma at rebolusyon.

Mabuhay ang sambayanang lumalaban! D

# PAMBUNGAD

## mula sa Patnugutan ng DAGITAB

Para sa taong 2020-2021, itinatanghal ng DAGITAB ang mga likhang sining mula sa Timog Katagalugan sa temang “Ang mukha ng terorismo ng estado ng rehimeng US-Duterte sa mata ng nakikibakang mamamayan at ang pangangailangang wakasan ito”. Nilalaman ng isyung ito ang mga tula, kwento, sanaysay, awit, dula at sining biswal na nagpapakita kung paano magiting na hinarap ng rebolusyonaryong kilusan sa TK ang lahat ng pag-atake ng teroristang estado. Sa pamumuno ng Partido Komunista ng Pilipinas sa paglulunsad ng digmang bayan, nakikipagtagisan nang ngipin-sa-ngipin ang mamamayang api at pinagsasamantalahan.

Ispesyal na tampok sa DAGITAB 2020-2021 ang bagong likhang awit ng Pulang Bandila-Eduardo Dagli Command-BHB Batangas at ARMAS-TK na Bumalikwas. Nagbibigay inspirasyon ito sa mga rebolusyonaryong pwersa, Pulang mandirigma at masang aktibista sa pagkakapit-bisig upang harapin ang hamon ng panahon, magbalik-aral at bigwasan ang palalong kaaway ng sambayanan.

Inilalarawan ng mga akda ang pasismo-terorismo ng estado. Tunghayan ang walang pakundangang paglapastangan ng berdugong AFP-PNP sa karapatang tao mga kwentong Krimen ba ang maging ina ng isang rebolusyonaryo? ni Ka Karen, Unang araw ng tigkiriwi ni Ka Yves at Gabing madilim ni Ka Pleni. Salaysay ng mga brutal na masaker sa rehiyon ang mga akdang Bakit pinatay ng mga berdugo si Chai? ni Ka Calib na kwento ng mag-asawang biktima ng Bloody Sunday Massacre at Sino ang tunay na terorista? ni Ka Althea hinggil sa mga magsasakang minasaker sa Baras, Rizal noong Disyembre 2020 na tinaguriang Baras 5.

Testimonya naman ang *Lockdown* sa Nuevo para sa operasyong militar ni RA Santiago at FMO at *lockdown*, masahol pa sa bagyo ni Ka Nathan sa katusuhan ng reaksyunaryong gubyerno na gamitin ang pandemyang Covid-19 upang ilusot ang mga imbi nitong pakana para sikilin ang nag-aaklas na mamamayan. Tinutuligsa ng awit na Terorismo ng Estado nina Ka Rica, Ka Tikboy at Ka Renyo, tulang

Pinunong "Pantas at Hambog" ni Ka Tristan at *Dear* Digong (Walang *forever*) ni Ka Jani ang terorismo ni Duterte.

Sagot sa itim na propaganda ng kaaway ang dalawang bahagi ng tula ni Axel Pinpin na Dahil ako ay isang Komunista at walang naniniwala sa akin. Inilalarawan din ng Kayo pa ang terorista? ni L. Castro ang *terrorist-tagging* at *red-tagging* na naging polisiya ng rehimeng Duterte para supilin ang sinumang lumalaban sa rehimen. Samantala, higit na nalalantad sa Hinggil sa tunay na buhay ng CAFGU ni Ka Victor ang kabulukan ng mersyenaryong armadong pwersa nitong AFP. Isinisiwalat naman ng Susuko o lalaban? ng Pulang Bandila-LdGC-NPA Mindoro ang inasukalang balang hatid ng kampanyang pekeng pagpapasuko ng estado.

Hindi nagpatinag ang rebolusyonaryong mamamayan. Kamamanghaan at kagigiliwan ang katapangan at talino ng mga magsasaka sa Quezon sa pagharap sa panghaharas at panggigipit ng mga sundalo sa kwento ni Ka Dessa na Tanong ng pasista, sagot ng magsasaka at Pagharap sa pasismo ng mga magsasaka ng Quezon ni Ka Miko.

Isinasalaysay sa Dima: Lupa para sa mga Diyus-diyosan ni Belinda Bukirin ang makasaysayang paglaban ng mga Batangueño upang makapanatili sa kanilang lupain at labanan ang mga mangangamkam na malalaking burgesya kumprador at panginoong maylupa. Paniningil sa imperyalismong US, MBK at PML ang nilalaman ng Sobra ka na! ni Ka Rosie at Muling sasabog ang bulkan! ni Adel Serafin.

Samantala, babala sa mga taksil sa rebolusyon ang mga obrang May araw rin kayo ni Ka Rosie at Talastasan sa pagitan ng tapat at taksil ni Ka Pleni. Inilalarawan nito kung gaano kababaw at kawalang-kwenta ang buhay ng mga traydor sa kilusan na nagkanulo sa rebolusyon.

Sa gitna ng pasismo, isang anyo ng paglaban ang mahigpit na pagtangan sa prinsipyo ng simpleng pamumuhay at puspusang pakikibaka. Nagbibigay inspirasyon ang mga sining-biswal na magpapasilip sa mga mambabasa sa pang-araw-araw na buhay

ng masang anakpawis kapiling ang Bagong Hukbong Bayan (BHB). Panawagan naman sa mga artista at manunulat ng sambayanan ang Artista at manunulat ni RA Santiago kung saan hinihikayat silang lumikha para sa rebolusyon at masa.

Ipinakikita ng Rehimentadong pagkilos ni Ka Kew at *Red alert* ni Ka Tobias ang buhay ng Pulang hukbo at kung paano nito hinahawakan ang disiplina at patakaran sa loob ng BHB. Iniaalay naman sa masang anakpawis ang tula ni Ka Hunter na Bungarngar sa sukal, sining biswal na Gintong butil ni Astro Guerrero Caballero at Sayawan ni Ka Khobar. Puno naman ng inspirasyon ang Bantayan *Blues* ni Ka Rona kung saan mahihinuhang tuluy-tuloy ang paglawak ng mga baseng masa sa kanayunan sa gitna ng *retooled community support program* at *focused military operations* ng kaaway.

Madarama rin ang mapagkasamang pagmamahalan ng mga komunista at pagtangan nila sa kanilang mga responsibilidad sa anumang sirkunstansya sa Bawat paalam ni Kevin Cedrick "Ka Lucio" Castro at Kumusta, Ka Vic? ni Ka Jorge. Punung-puno ng sinseridad at pag-ibig ang mga liham ng mga Pulang mandirigmang sina Ka George at Ka Hanna sa kanilang mga magulang. Dito nila muling pinanindigan ang kawastuhan ng kanilang pagtahak sa armadong pakikibaka.

Tanda ng pagkabigo ng kaaway ang pagputok ng matatagumpay na mga taktikal na opensiba (TO) ng BHB. Sinasalamin ng kwento ni Ka Jimboy sa Ang mahalagang lakad ni Ka Libwa ang susing papel ng masa sa pagtatagumpay ng mga TO sa Mindoro at ang paghawak nang mahigpit ng Pulang hukbo sa inisyatiba sa panahong nanghahalihaw ang mga mersenaryong tropa sa tulang Tagu-taguan ni Ka Yves.

Hahangaan ang tapang ng masa at hukbo sa pagharap sa mga sakripisyo at panganib habang nakikibaka sa Ang matibay na bigkis ng hukbo at masa ni Ka Jani at Di mapapatid na ugnayan ng BHB at mamamayan ng Pulang Bandila-AMC-NPA Quezon. Puno ng determinasyon, matiyaga at masigasig na gumampan ng kanilang papel ang mga Pulang medik sa kwento ni Ka Arvhy sa Medik ng bayan: doktor, propagandista, mandirigma.

Sa huli, iniaaalay ang DAGITAB 2020-2021 sa lahat ng mga rebolusyonaryong martir at bayani ng rebolusyong Pilipino. Mabuting binhi at dangal ng Batangueño ang pagsasalarawan ni Resureccion Marasigan kay Mario "Ka Jethro" Caraig sa Mula Kanluran, tungong Silangan hanggang Kalayaan! at Si Mario, Ka Jethro at ang karaniwang tao ni Adel Serafin. Inspirasyon din ang hatid ng Manggagawa, pulang mandirigma: Buhay at pakikibaka ni Rommel Aguado at katambal nitong komiks.

Dinakila sa Pag-asa ng bayan ni Ka Yves at Oda sa mga kabataang rebolusyonaryong martir ni Ka Rosie ang mga Pulang mandirigmang nabuwal sa gitna ng kanilang kasibulan habang magiting na nilalabanan ang terorismo ng rehimeng Duterte.

Ang mga obrang laman ng DAGITAB ay patunay ng pagpupunyagi ng rebolusyonaryong mamamayan ng TK sa pagsusulong ng demokratikong rebolusyong bayan. Payabungin at palaganapin ang paglikha ng mga sining at panitikan na nagtatanghal sa katumpakan at kadakilaan ng digmang bayan! D

## EDITORYAL

# Sagot ng mamamayan sa terorismong estado: Digmang bayan!

Sa halos anim na taong paghahari ni Duterte, nasaksihan ang orkestradong panlilinlang nito bago tuluyang pinakawalan ang dahas ng halimaw na estado laban sa sambayanang Pilipino. Sinundan niya ang yapak ng kanyang idolong si Hitler at Marcos, ang mga pinakasagadsaring pasista't mandarambong sa kasaysayan ng mundo. Isa siyang asong ulol na handang sakmalin ang sinuman para mapanatili ang kapangyarihan sa estado poder, puo-puong libong buhay man ng mamamayan ang paslangin. Bangungot ang kanyang kamay-na-bakal na paghahari sa mamamayan.

Ngunit tulad ng iba pang demagogo at diktador sa kasaysayan, si Duterte ay isang tigreng papel na artipisyal ang lakas at ibabagsak ng nagkakaisang lakas ng mamamayan.

Inilatag ni Duterte ang pasismo-terorismo sa balangkas ng *counter-insurgency guide* ng US. Ikinumpas at pinondohan ng US ang brutal na kontra-mamamayang gera na inilunsad ng rehimeng Duterte. Desperadong hakbang ito upang supilin ang di masupil-supil at mawasak na rebolusyonaryong paglaban ng sambayanang Pilipino sa pamumuno ng Partido Komunista ng Pilipinas (MLM). Kabaliktaran, patuloy na lumalawak at lumalakas ang rebolusyon sa buong bansa. Ito lamang ang nakikitang solusyon ng mamamayang Pilipino dahil sa kahirapang dulot ng mas pinalupit na mga patakarang neoliberal ng imperyalismong US kasabwat ang malalaking burgesya-kumprador at panginoong maylupa na umuubos sa natitira pang likas-yaman at lakas-paggawa ng bansa. Nananatiling napakababa ng sahod habang pamahal nang pamahal ang mga bilihin. Sumasahol ang kalagayan ng mga manggagawa at pinapalala ang pyudal at malapyudal na pagsasamantala sa mga magsasaka. Lansakan ang pangungurakot at pandarambong ng mga burukratang kapitalista sa pangunguna ng sindikatong Duterte at kanyang mga kroni. Nagpapakasasa sila habang lubusang naghihirap ang taumbayan.

Ang sumisidhing krisis sa ekonomya at pulitika ang nagbubunsod ng matinding panlipunang ligalig. Para supilin ang tumitinding paglaban ng bayan, ipinatupad ng rehimeng US-Duterte ang DSSP Kapayapaan, JCP Kapanatagan, Oplan Tokhang, gyera laban sa mamamayang Moro at *martial law* sa Mindanao, Executive Order No. 70, Memorandum Order No. 32, Anti-Terrorism Law at iba pang katulad na mapanupil na batas. Milyun-milyong mamamayan ang biktima ng *extrajudicial killings* (EJK), iligal na pang-aaresto, pagdukot at sapilitang pagkawala, tortyur, sapilitang pagpapalikas sa buo-buong mga komunidad, walang habas na pambobomba mula sa lupa't himpapawid, pangwawasak ng syudad, eskwelahan, komunidad, kabuhayan, bukirin at maging ng mga simbahan at iba pang pasilidad pangkultura. Sinamantala pa ni Duterte ang pandemyang Covid-19 para ipataw ang kanyang *de facto martial law* na ikinubli sa katawagang *"new normal."* Itinayo at pinagana nito ang *civilian-military junta* sa direksyon ng mga pangunahing ahente ng imperyalismong US sa Pilipinas tulad ni Hermogenes Esperon, Eduardo Año at Delfin Lorenzana. Naging pangunahing makinarya nito ang AFP-PNP sa paghahasik ng teror at itinayo ang National Task Force to End Local Communist Armed Conflict (NTF-ELCAC).

Hinubad ni Duterte ang kanyang maskara nang mapagtantong hindi niya kayang ibulid sa kapitulasyon ang rebolusyonaryong pakikibakang bayang pinamumunuan ng PKP. Sinabotahe at arbitraryo niyang tinalikuran ang usapang pangkapayapaan, ipinawalambisa ang lahat ng napagtibay na mga kasunduan sa pagitan ng GRP at NDFP at idineklarang terorista ang PKP-BHB noong 2017. Katumbas ito ng pagtutok ng baril sa mamamayang naninindigan para sa kanilang mga demokratikong karapatan.

Dinaranas ng mga magsasaka at katutubo ang walang habas na pambobomba at panganganyon sa mga komunidad sa kanayunan. Tinatatakang terorista ang sinumang maglabas ng hinaing at manawagan para sa mga lehitimong karapatan. Sinasaklot ng puting lagim ang bayan. Naging patakaran ng estado ang pangre-*redtag* sa progresibong mga indibidwal at organisasyon sa pangunguna ng mga hibang na anti-komunistang sina Lorraine Badoy at Antonio Parlade Jr. Laganap ang pagpapakalat ng pekeng balita, pekeng pagpapasuko.

Ibinubuhos ang pondo ng bayan upang bundatin ang mga berdugong heneral at para sa pagbili ng mga kagamitang pandigma at munisyon.

Maramihang inaaresto at pinapatay ang mga unyonista, lider-manggagawa, tagapagtanggol ng karapatang tao, abugado, mamamahayag, aktibistang masa at kabataan-estudyante. Ipinatupad ang patakarang walang huhulihing buhay sa mga kadre ng Partido, opisyal ng BHB laluna ang pinaghihinalaang kabilang sa pambansang pamunuan ng Partido, BHB at rebolusyonaryong kilusan. Dahil dito, nilapastangan nito at walang pakundangang nilabag ang Internasyunal na Makataong Batas kung saan ang mga kababaihan at bata ay idinadamay sa kanilang karahasan at krimen.

Isinasagawa ng AFP-PNP ang mga krimeng ito nang walang pangamba dahil sa malagim na kultura ng impyunidad na ibinabandila ng teroristang estado. Hindi lamang simpleng pinagtatakpan ang mga kriminal na heneral bagkus inuudyukan at kinakandili sila ni Duterte. Binibigyang pabuya at promosyon ang mga berdugong tigmak-sa-dugo ang mga kamay sa dami ng pinaslang at inapi tulad nina Debold Sinas na hepe ng PNP at utak ng Oplan SEMPO/Sauron, Ronald “Bato” Dela Rosa na pasimuno ng Oplan Tokhang, Felipe Natividad na nasa likod ng Bloody Sunday at Baras 5, Erickson Gloria ng AFP-WesCom na pinuno ng JTF-Peacock sa Palawan at marami pang iba.

Wala nang paglagyan ang galit ng masa sa rehimeng US-Duterte sa kabi-kabilang pagyurak sa kanilang karapatan. Kinasusuklaman nila ang bayaran at berdugong AFP-PNP. Kaya naman buo ang kanilang loob na suungin ang kahirapan, sakripisyo at maging kamatayan para labanan ang kriminal at teroristang rehimen at kamtin ang tunay na makatarungang lipunan.

Ngayon, higit kailanman, nauunawaan ng mamamayang Pilipino kung bakit kailangan tahakin ang landas ng armadong rebolusyon. Tinatanganan nila ang Marxismo-Leninismo-Maoismo bilang unibersal na teoryang gabay sa paglulunsad ng digmang bayan. Sa paghawak ng armas, hindi lamang ang teroristang rehimeng Duterte ang kanilang ibinabagsak kundi ang imperyalismo, pyudalismo at burukratang kapitalismo na higit daan taon nang nagpapahirap sa sambayanang Pilipino.

Ang determinadong pagsulong ng rebolusyonaryong paglaban ng mga rebolusyonaryong pwersa at mamamayan sa harap ng matinding terorismo ng rehimeng US-Duterte ang nilalaman ng mga akda at sining ng DAGITAB 2020-2021. Inilalarawan ng mga rebolusyonaryong literatura at sining na iniluluwal sa gitna ng umiigting na digma ang nag-uumapaw na diwa ng determinado at militanteng paglaban. Higit na lumilinaw na ang tanging sagot sa terorismo ng estado ay ang digmang bayan.

Sa mata ng mamamayang sinisiil at sa panahong sinasaklot ng kadiliman ang bayan, nagbibigay liwanag ang wastong pamumuno ng PKP. Dahil dito, sumusulong ang pambansa-demokratikong rebolusyon sa buong kapuluan at sa rehiyong Timog Katagalugan. Lumalahok ang mamamayan sa digmang bayan kasama ang kanilang tunay na hukbo, ang Bagong Hukbong Bayan.

Kung kaya't sa bawat inaagaw na lupa at kabuhayan, nagkakaisang hinuhugot ng masang magsasaka at pambansang minorya ang kanilang itak at mga katutubong armas para lumaban. Sa bawat pagsabog ng bomba at kanyon ay dumadagundong ang poot sa kanayunan. Sa bawat buhay na kinikitil ng pasistang estado ay nagliliyab ang mapanghimagsik na diwa ng bayan. At sa bawat sakripisyo ng mga martir ng rebolusyon na nabubuwal sa labanan at pinapaslang ng kaaway ay ang ibayo pang makauring galit at tapang ng masa at ng mga bagong kabataang sumasampa bilang mga Pulang mandirigma ng BHB. Ipinuputok ang mga taktikal na opensiba upang parusahan ang pinakasagadsaring mga pusakal at kapural ng pagyurak sa buhay at karapatan ng mamamayan.

Hindi mapipigilan ng terorismo at pasismo ng estado ang rebolusyonaryong daluyong sa buong kapuluan. Sa absolutong pamumuno ng PKP sa BHB, mahigpit na tangan ng mga Pulang mandirigma ang panatang ipagwagi ang digmang bayan, ipagtanggol ang karapatan ng mamamayan at igawad ang rebolusyonaryong hustisya para sa mga inutang na dugo ng reaksyunaryong estado. Sa pagtatagumpay ng rebolusyon, ganap na makakamit ng mamamayan ang tunay na katarungan at hustisyang panlipunan. D

# Bantayan Blues

NI KA RONA

Nakahimpil kami sa isang mumunting kubo sa kaingin. Mumunti man ang kubo, maluwag ang puso at matamis ang ngiti ng mag-asawang nagpatuloy sa amin. Sabi ni Ate pagkakita sa amin, matagal na raw nilang iniisip kung kailan muling makakabalik ang mga kasama sa kanila, kaya laking tuwa nila nang may kasama si Kuya pabalik mula sa pagha-*hunting*. Kasama ni Kuya ang kanyang anak na dalaga sa gubat. Nagbabantay sila ng baboy noong lapitan namin sila. Agad na nagtanong si Kuya kung anong grupo kami. Nang makumpirmang kami ay mga kasama, kumamay siya at ngumiti. Masaya niya kaming binati sa aming TO[1] noong nakaraan.

"Tagumpay tayo, ah!" Nakasubaybay pala sila ni Ate sa radyo sa balitang TO. Pinakape nila kami at inalok ang kanilang bahay at kaingin para matuluyan.

Nakipagkwentuhan ako kay Ate, at paglipas ng ilang minuto'y parang nawala ang walong taong pagitan mula noong huling humimpil ang mga kasama sa kanila. Hindi man ako kasama noon, parang matagal na rin akong kilala ni Ate. Pinagkwentuhan namin ang hagupit ng krisis ng pandemya sa mga mag-uuma. Nakatingin siya sa mga peklat sa aking braso.

"Kagat ng lamok at niknik, 'Te," sabi ko.

"'Ka," sabi niya, "kung wala sigurong mga tulad ninyo, mas mahirap lalo ang buhay namin."

Tumatak sa akin ang sinabi niyang iyon. Parang nabuhay ang mga salita ni Mao—kung wala ang hukbong bayan, wala ni anuman ang mamamayan. Napangiti ako. Tuluy-tuloy ang kwentuhan namin tungkol sa hanapbuhay, at sa kapabayaan at lalo pang pang-aalipusta ng gubyerno sa kanila. Nakatagpo si Ate ng karamay at kakampi sa aming katauhan. At kami, natagpuan namin ang masang aming pinaglilingkuran.



Kinagabihan, nagpahinga na kami. Humiga ako, tabi raw kami ng anak na dalaga ni Ate. Pero ang totoo, maraming alaalang naglalaro sa aking isipan. Alaala mula sa hukbo at masang tumatak sa akin sa maiksing panahon ko ng pagiging NPA.

Naaalala ko si Nicole. Isa siya sa mga kasamang madaling napalapit sa akin. Bagamat hindi na kami magka-yunit, lagi ko siyang naiisip. Madalas, pinagtatagpi-tagpi ko ang mga kwento at alaala ko sa kanya. Natatawa ako kapag naaalala ko kung paano kami naging malapit—nalaman naming magkatukayo kami sa tunay na buhay. May napulot akong *keychain* na may pangalan, iyong pangalan namin. Tatawa-tawa ako noong inabot ko sa kanya.

“Sa’yo to?” Nanlaki ang mata niya. Lalo akong natawa. ‘Di niya tuloy malaman kung paano itatanggi ang pangalan niya.

“Magkapangalan pala tayo?” Natawa rin siya. *Quits* kami! Haha, hay naku Nicole.

Naalala ko ring magka-*buddy* kami noong may kinaharap siyang problema. Nasa pulong kami noon nang ibinukas sa amin ang bagong propaganda ng kaaway. Naglabas sila ng isang *brochure* na naglalaman ng 40 litrato. Ang iba, may pangalan. Ang iba, alyas lang. Tinawag sila ng kaaway na mga komunistang terorista. Napansin kong natigilan si Nicole noong makarating kami sa huling tatlong litrato. Mga masa ang itsura, kumpleto ang pangalan. May mga kasong nakasulat sa ilalim ng litrato. Hindi ko sila kilala pero, mukhang kilala niya. Ang huli, kahawig niya. Nag-isip ako, pero hindi ako nagtanong. Pagkatapos ng pulong, kinausap ng aming PI[2] si Nicole. Nagmungkahi si Nicole na makatawag sa pamilya.

Kinagabihan, nagkwento siya sa akin. Ang kanyang tiyahin at ama ay nandoon sa *brochure*. Gusto niyang tumawag para kumustahin sila—kung alam na daw ba nila at kung okay lang sila. Tinanong ko siya, “Paano kung hindi, handa ka ba?”

Tahimik siya. Nag-isip. Sabi niya, “Oo, kakayanin.”

Kinabukasan, tumawag siya sa kanila. Nagkwento rin siya sa akin pagkatapos. Siyempre, namomroblema. Pinapasuko ng kaaway ang kanyang magulang, at pati siya. Ang nanay niya, kinukumbinsi na siyang umuwi. *Well*, hindi naman talaga iyon pumayag noong palihim siyang nagpunta sa amin. Ang tatay niya, sinabihan siya na mag-iingat palagi at magpakatatag. Suportado siya nito sa kanyang paghu-Hukbo. Kung iyon na raw ang pasya niya, manindigan siya at magpakahusay. ‘Wag na raw niyang alalahanin sila ng kanyang ina, kayang-kaya nilang harapin ang kaaway. Nangako rin ang kanyang ama na hindi magpapapagamit o magpapalinlang sa mga militar. May plano raw na magtayo ng kampo sa kanila at mag-RCSP[3]. Halu-halo ang emosyon sa mukha ni Nicole habang nagkukwento. Parehas kaming nakaupo na sa duyan, pagabi na rin noon. Pero sa tantya ko, bagamat problemado, lumakas ang loob ni Nicole sa payo ng kanyang ama.

8:06 pm. Naku, bantay ko na. Sabi na nga't hindi na ako makakatulog nito. Tumayo ako't nagpunta sa bantayan. Patuloy ko pang naiisip si Nicole, ang pamilya niya at pinanggalingan niyang baryo. Minsa'y pinakwento ko sa kanya kung paano siya nag-*fulltime*. Napangiti si Nicole. Siya pala ang unang nag-Hukbo sa binuong KM[4] sa kanila. Upisyal din siya noon. Siya raw ang pinagsalita ni Ka Luisa bilang representante ng KM noong nakaraang anibersaryo. *Proud* na *proud* siya! Gumawa talaga siya ng *speech* bago pa magpunta sa himpilan ng BHB.

Masigla siyang kumilos sa mga isyung pangkabuhayan ng kanyang mga kababaryo. Siya ang nagbabahay-bahay para sunduin ang mga kabataan para sa kilos-protesta. Naging matagumpay ang kampanya para sa hanapbuhay at nasuspinde pansamantala ang mapanupil na batas. Pinagbabawalan na kasi sila noon maghanapbuhay dahil sa bagong-pasang lokal na batas. Pero sa lakas ng kanilang pagkilos, napilitang humarap ang lokal na pamahalaan sa kanila at sa dayalogo, sinuspinde nila ang batas na ito.

Matapos ang matagumpay na pagkilos ng masa kasunod din ang matagumpay na reyd at pamamarusa ng Pulang hukbo sa isang ahente ng kaaway. Maraming armas ang nakuha, at nagdiwang ang masa dahil lubos na kinamumuhian nila ang taong iyon. Marami siyang sinalantang masa sa kanyang pang-aabuso ng kapangyarihan. Sanggano talaga iyon, sa salita mismo ng masa. Ang TO na iyon ay buhat rin sa mahigpit na suporta ng masa sa Hukbo. Susi ang impormasyon mula sa masa para maging matagumpay ang opensiba.

Kakabit nito, lumawak at lumalim ang base. Naitayo ang Partido sa lokalidad. Naitayo ang rebolusyonaryong organisasyong masa sa hanay ng kabataan at kababaihan. Lumawak ang mga ito hanggang sa mga kalapit na baryo.

Ang Hukbo ay kinilala at sinuportahan ng buong baryo. Noong panahong iyon, kwento nila, nakakahimpil ang Hukbo hanggang sa mga baryuhan. Tuwang-tuwa noon si Nicole dahil paglabas niya galing sa *school* ay nakita niya ang mga kasama. Kumaway

siya at tinawag si Ka Alvin. "Andito pala kayo, Kuya! Nakita niyo siguro ako noong *flag ceremony*, dapat sinabi niyo at nang kumaway ako!"

Natakot ang kaaway sa lakas ng base kaya sila nag-RCSP. Dalawang taon na ang nakakalipas, nakakampo pa rin daw ang kaaway roon. Ayon sa pahayag ng kaaway, malapit sa 100 porsyento ng buong baryo ay naiimpluwensyahan ng NPA. Pero sabi ko kay Nicole, hindi basta-basta matitibag ang matibay na pundasyon na iyon. Siya mismo ay bunga ng matibay na base. Kailangan niyang magtiwala sa tatag at paninindigan ng kanyang pamilya at ng kanyang kababaryo. "May KM pa tayong babalikan, Nicole!" iyon ang tanda kong pinayo sa kanya.

9:02 pm. Naku, tapos na pala ang bantay ko. "Jackie, Jackie. Gising ka na. Ikaw na ang bantay, ha."

Wala naman akong naobserbahang kakaiba, pero marami akong napagnilay-nilayan. Ang base at ang Hukbo ay hindi kailanman mapaghihiwalay ng kaaway. Ang ugnayang ito ay hindi nalalagot ng tagal ng panahon o ng layo ng pagitan. Mababalikan pa namin ang lugar ninyo Nicole. Ito ngang sila Ate at Kuya, walong taon bago nabalikan ng mga kasama. Pero, parang walang nagbago sa init ng pagtanggap nila sa Hukbo. Anuman ang paninirang narinig nila sa radyo, anuman ang makita nila sa mga *tarpaulin* sa bayan, nandito pa rin sila, buong tatag na naghihintay sa aming pagbabalik. Patuloy kaming magpupunyagi alang-alang sa masang api.

Sa diwang ito, tiyak na mahimbing ang pagtulog ko. D

---

*1 TO - taktikal na opensiba*
*2 PI - political instructor*
*3 RCSP - retooled community support program*
*4 KM - Kabataang Makabayan*

# Ang matibay na bigkis ng hukbo at masa

NI KA JANI

Mula nang magpasyang sumampa sa Bagong Hukbong Bayan, inihanda na ni Ka Primo ang sarili sa anumang sakripisyo. Nagmula siya sa maralitang komunidad at kabilang sa hanay ng kabataang mala-manggagawa. Sanay siya sa iba't ibang klase ng trabaho at madaling matuto.

Napagtibay ni Ka Primo ang paninindigang manatili sa piling ng mga magsasaka at katutubo bilang kanilang Pulang mandirigma sa ilang taong pakikipamuhay sa kanila. Isa sa di niya malilimutan ang perwisyong hatid ng mga proyektong *quarry* na humuhukay ng bato at buhangin sa mga ilog sa eryang kinilusan niya. Nang bumagyo, kasamang rumagasa sa baha ang mga pananim ng masa. Naging katuwang ng masa ang yunit nila sa pagbabangon ng mga nasirang bahay at pananim. Natutuwa siya dahil lagi't laging bukambibig ng masa ang pagtulong ng Hukbo sa kanila tuwing makakabalik doon.

Bukod sa pagiging kadreng pol-mil ay opisyal medikal din siya ng kanilang yunit. Minsa'y nagdetats siya para gamutin si Gimo, isang lalaking napukpok sa ulo at nawalan ng malay. Nang makitang malalim ang sugat, kagyat itong binigyan ng *first aid* ni Ka Primo. 'Di nagtagal, nagkamalay rin ang pasyente. Nagpasalamat ang buong pamilya ni Gimo sa kanila at kinabukasa'y binalikan pa nilang muli para siguraduhing maayos na ang lagay ng pasyente.

Nang minsang mapalaban ang yunit nila, tinamaan ng bala si Ka Primo sa paa. Sa una, akala niya'y makagagapang pa siya ngunit hindi na rin niya ito kakayanin sa kalaunan. Inusong siya ng mga kasama sa duyan.

‘Di pa sila gaanong nakakalayo sa pinangyarihan nang sunud-sunod na magpakawala ang kaaway ng 11 bala ng *howitzer*. Nagmaniobra sila palayo sa operasyon ng mga mersenaryong sundalo nang mahigit dalawang linggo. Mabilis silang sinalubong ng masa sa kanilang mga dinaanan. Bawat isa, may dalang suplay ng pagkain, ulat para sa pagki-*clear* ng daan at handang tumulong para magbuhat kay Ka Primo. At nagpasalin-salin ang ganitong sistema sa bawat sityong dinaanan nila.

Mataas ang diwang tiniis ni Ka Primo ang sakit dulot ng sugat sa paa. Nagagawa pa niyang patawanin ang mga kasama at masa na nakasama niya sa lakbay. Biro pa niya’y, “Ang sarap pala ng ganito, may serbis!” sabay tawa. Sa kanyang loob, hindi siya dapat magpakita ng panghihina upang hindi rin panghinaan ang mga ito.

Sa gitna ng lakbay, dumating si Gimo, ang masa na ginamot ni Ka Primo noon. Lubhang natuwa si Ka Primo sa sinabi ni Gimo sa



kanya, “Nang malaman kong ikaw ang nasugatan, sabi ko, sasama talaga ako’t matulong! Para naman makabawi ako sa iyo.”

Hindi madali ang mga daang binagtas nila—makitid, matarik, tagilid at masukal. Sama-samang nagtulong ang Pulang hukbo at masa hanggang mailabas at makapagpagamot si Ka Primo.

Sa pangyayaring iyon, higit pang tumibay ang paninindigan ni Ka Primo sa rebolusyon. Habang napapagaling, wala siyang ibang inisip kundi ang makabalik sa sonang gerilya at makapiling muli ang masang kanyang pinaglilingkuran.

Ilang buwan lamang matapos ang operasyon, gumaling at nakabalik si Ka Primo. Ngayon, kasama na rin niya si Gimo sa armadong paglaban upang ibagsak ang reaksyunaryong rehimeng Duterte hanggang sa ganap na tagumpay. D

# Unang araw ng tigkiriwi

NI KA YVES

Nay, kailan tayo maggagamas?" masugid na tanong ni Marta sa kanyang ina.

Isang linggo na mula nang abisuhan sila ng mga kagawad sa sityo na huwag munang pumunta sa kanilang mga posisyon sa bundok. Ipinagyabang pa raw ng mga marirok ang bago nilang kanyon na gustong i-*testing* sa mga NPA. 'Di pa lubos maunawaan ng murang isipan ni Marta ang pangamba sa mukha ni Bapa Lukmay nang sinabihan sila na hangga't maaari ay palipasin muna ang paggala sa gubat.

*Bakit kaya bawal pumunta sa bundok? Paano naman ang pagkakaingin? Hindi ba dapat ay nagdadamo na para mahabol ang panahon ng tag-ulan?* Samu't saring tanong ang ibinabato ni Marta pero hindi naman makasagot si Nanay Luz.

Tahimik lamang na maghuhugas ng kaldero si Luz. Gustuhin man niyang paliwanagan ang anak, nahihirapan siyang buuin ang mga salita sa kanyang isip. Nangangamba rin siya sa kalagayan ng kanilang posisyon. Tiyak na mahuhuli sila sa panahon ng pagkakaingin kapag hindi sila maagang nakapaggamas at silab. Malawak pa ang niyugan na kailangang linisin.

"Babalik na lang tayo doon sa susunod na linggo, anak."

"Bakit hindi pa ngayon? Gusto ko na bumalik doon. Doon pwedeng maghukay ng kamote. Gusto ko na ulit kumain nun," paghihimutok ni Marta. Lalabas ng bahay ang bata.

Napabuntong-hininga si Luz. Kinuwenta niya sa isip ang epekto sa isang linggong hindi pagtatrabaho sa kaingin. Isang linggo na mula nang pinaabutan sila na mag-ooperasyon ang

mga sundalo sa bundok. Naroon daw ang mga marirok[2] sa itaas, nanghahalihaw at hinahanap ang mga NPA. Matapos ang labanan noong nakaraang taon, madalas na ang operasyon sa kanilang lugar. Iniwan na nga ng ilang taumbaryo ang kanilang mga posisyon sa takot na maabutan ng mga marirok.

*Paano naman si Marta sa ganitong kalagayan? Napakahirap nang ikubli sa kanya ang nangyayari lalo na't napakarami niyang tanong. Paano ko ba sasabihing puro takot ang nadarama ko sa tuwing aahon sa bundok? Na baka sa susunod ay makasalubong namin ang mga sundalo? Ano kaya ang gagawin sa amin? Parang masahol pa ang marirok sa tigkiriwi ah!*

Taun-taong kinakaharap nina Luz at mga kababaryo ang tigkiriwi kung kailan walang ani at hinihintay pang tumubo ang mga tanim sa kaingin. Para igpawan ang kagutuman, marami silang hiwa-hiwalay na kaingin sa iba't ibang lugar. Sa hirap ng buhay ngayon, kailangang-kailangan nilang magkaingin. Kulang na kulang naman ang kanilang perang pambili ng bigas. At kung bibili man, limitado lang ang pwede dahil aakusahan silang nagpapakain ng NPA. Malaking tulong sa kanila ang paghuhukay ng malalaking butil pantawid-gutom.

Mapuputol ang pagninilay-nilay ni Luz nang mapansin ang pagkaripas ng takbo ng kanyang anak.

BOOOOOOOM!

Malakas ang sabog, pakiramdam niya'y nasa itaas lamang ng kanilang bahay. Naramdaman niya ang pagyanig ng lupa. *Lumilindol ba?*

Pumapalahaw na ng iyak si Marta. Lalabas si Luz ng bahay at yayapusin ang bata nang hindi na makalayo pa.

*Bomba ba 'yun? BAKIT KAMI BINOBOMBA?*

Susundan na naman ito ng panibagong sabog. Malakas pa rin ngunit hindi na kumpara sa una. Ramdam pa rin niya ang pagyanig ng lupa. Nanginginig ang kanyang katawan.

“Nay, ano ba ‘yun? Anong nangyayari, ‘nay?” palahaw na ang iyak ni Marta. Sisikapin ni Luz aluin ang anak. Ngunit kahit siya ay ngatal na ang katawan.

“Hindi ko alam, anak.”

*Tama na!* Gusto niyang isigaw sa mga marirok.

Nananakot na naman ang marirok. Naghahalo ang galit at takot sa loob ni Luz. Naisip niya kung nasaan ang mga kasama. Gusto niyang humingi ng tulong sa kanila.



Magpapatuloy ang pagsabog. Kumubli sa ilalim ng isang malaking puno ang mag-ina. Binilang ni Luz kung ilang pagsabog ang narinig at ilang beses yumanig ang lupa. Dinig din niya ang iyak ng ibang mga bata sa baryo. Ilang magulang pa na katulad niya ang mag-aalo ng kanilang mga anak habang pinapanatag din ang dibdib at kalooban?

Matapos ang isang oras ay tumahimik na ang paligid. Pakiramdam niya ay napakatagal ng isang oras na iyon. Hindi na nasundan ang pagsabog.

*Labing-isa*, bilang ni Luz sa pagsabog. Nanahimik na si Marta at namumugto na ang mata nito sa pag-iyak. 'Di napigilan ni Luz, mangingilid ang luha sa kanyang mata.

*Kailangang bumalik sa bundok. Baka nasira na ang aking posisyon. Baka natamaan ang aking baka. Ilang puno ng niyog kaya ang nasunog? Paano na kaya kami makakabawi? Nasaan kaya ang mga kasama? Ligtas kaya sila?* sa isip ni Luz.

Pupunasan ni Luz ang kanyang luha. *Kailangan kong maging matatag. Bilin ng mga kasama, ang takot ay palitan ng tapang. Tao ang mahalaga, hindi ang sandata.*

Nagpasya siyang alamin ang kalagayan ng mga taumbaryo. Kailangan nilang itala ang mga nasirang pananim at lupang kaingin. Kailangang magplano para ibalik ang sama-samang pagtatanim. Kailangang mapagkaisa ang mga tulad niyang natatakot. Kailangan pakilusin ang samahan at singilin ang mga marirok sa pinsala sa mga pananim.

Kailangang lumaban. Kailangan nilang magkaingin, kumain at mabuhay. Hindi pwedeng manaig ang takot nila sa marirok. Hindi pwedeng hindi nila ipaglaban ang kanilang lupa at kabuhayan. Ngayon, higit kailanman, kailangan ang pagkakaisa ng mamamayan. D

# Tanong ng pasista, sagot ng magsasaka

NI KA DESSA

"Ikaw ba si Ka Pedring?"

Humahalo sa tahimik na umaga, kasabay ng mga humuhuning ibon at amoy ng nilutong koprang pinaglamayan sa pagtitigkal ang humaharurot na tunog na pamilyar na pamilyar na sa pandinig ng mga taga-baryo Katwiran. Titigil sa tapat ng mga puyat na maglulukad ang tatlong motorsiklo sakay ang anim na lalaking may dala-dalang mahabang baril na nasa parang lalagyan ng gitara.

Mapapaimik si Tay Tino habang pinagmamasdan ang papalapit na mga lalaki, "Malayo pa man ang Miyerkules, bakit nandito na ang mga kapatid? Hindi pa naman araw ng samba."

"Nasaan si Ka Pedring?!" pabulyaw na tanong sa mga maglulukad ng isa sa mga sakay ng motor. Matatahimik sa lukaran at magtitinginan ang mga maglulukad, may isang maglalakas-loob na iimik.

"Ang alam ko pong Ka Pedring ay si… si Kakang Pedring… 'Kow, matagal na hong patay yun, ay!"

"Mga sinungaling kayo! Nandito ang dati niyang kasamahan, dating NPA. Nakita siyang nagpunta dito kanina." Tumingin-tingin na sinisino ng maliit na lalaking kasama ng mga sakay sa motor ang mga maglulukad, "Ay, ayan ho si Ka Pedring!" sabay turo nito kay Tay Tino.

"Aba, aba mag-ingat-ingat ka sa katuturo at baka manuno ka diyan Udong. Sino ba kayo? Anong kailangan ninyo?" ika ni Tay Tino.

"Ikaw si Ka Pedring! Ikaw ang hinahanap namin! Ilang beses mo na kaming pinabalik-balik at tinataguan. Hindi na importante kung sino kami. Ikaw ang pinuno ng komsek!" ika ng isa.

“Ay ser, tatawagin ko na kayong ser dahil kahit ‘di kayo magpakilala ay kilala namin kayo.  Mga *intel* kayo.  Mga sundalo.”

“Ako nga ho’y may katungkulan…”  matitigilan si Tay Tino sa biglang pagsabat ng isa sa mga lalaki, “Yun! Sabi ko na nga ba! Umamin ka din.”

“Ay may katungkulan nga ho ako… Pastor ho, Pastor ho ako sa *church* namin.  Masama na po pala yun?”

“Ay huwag mo na kaming bolahin!  Itong dati mong kasamahan ang magpapatunay!”

“Basta ang alam ko ser, wala akong masamang sinabi sa mga ‘yan, kung nakausap ko man sila, yun ay para ihatid ang mabuting balita ng Panginoon.”

Sabay kamot sa ulong sinabi ng isa sa mga *intel*, “Makulit kang matanda ka ha! Hindi totoo yang Panginoon mo na yan”.

“Ay magdahan-dahan ho kayo ser, kayo pala ang hindi naniniwala sa Diyos.  Malalaman yan ng Ministro namin,” sagot ni Tay Tino.

“Alam ba ng barangay yang ginagawa ninyo?” tanong ng isa sa mga maglulukad.

“Ay alam ito ng barangay!” nagmamayabang na sinabi ng mga *intel*.

“Alam ho baga?  Ay bakit hindi ko alam?  Kagawad ako ng barangay, ako ang may sakop dito, pero di ko alam ‘yang ginagawa ninyo.”

“Mga puro walang alam ang mga tao dito.  Kakasuhan na lang namin kayo, kasong rebelyon,”  pabasta-bastang imik ng isa sa mga *intel* para makabawi sa pagkapahiya.

“Aba, kayo ang kakasuhan namin.  *Harassment* yang ginagawa ninyo.  Paninirang puri.  Kung anu-anong binibintang ninyo sa amin,” ani Tay Tino.

“Dating NPA ba ‘ika nyo yang kasama nyo ser? Ay mahiya naman siya kung pala’y pinapakain namin dati ay bakit ngayon kami ipinapahamak? Wala kang kwentang tao,” sinasabi ito ni kagawad habang dinuduro ang nagpapakilalang *ex*-NPA.

“Mga tao ko ito ser, kagawad ako dito. Hindi NPA yang si Pareng Tino. ‘Yang kasama niyo ang kasuhan ninyo!”

“Kasalanan po bang maging maglulukad? O ang mag-Pastor? Ang maging mahirap? Walang kasalanan ang mga ito. Umalis na ho kayo. Abala na ho kayo sa hanapbuhay namin.”

## Anong itinuturo sa inyo ng NPA?

Sa isang interogasyon, ipinapahiya ng mga sundalo si Ramon sa karamihan ng tao. Kagawad ng barangay si Ramon.

“Lintek ka Kagawad, ikaw pa pala ang nagkakanlong sa mga NPA dito sa barangay mo. Kakasuhan ka namin!”

“Sige ser, kasuhan nyo po.”

“Pu…. ina! Ano ba ang itinuturo sa inyo ng NPA?”

“Kuwan ser, ah, na sila raw ang tunay na Hukbo namin, kayo daw ho ay mga bayaran at palamunin ng sambayanan.”

## Nasaan ang kuya mo?

Isang araw, inabot ng mga nag-ooperasyong militar si Christian. Siya ay kapatid ng kilalang kumander ng NPA sa kanilang baryo.

“Hayup ka Christian! Narito ka pala!” habang idinudukdok ng sundalo ang dulo ng baril sa tagiliran ni Christian. “Nasaan ang kuya mo?”

“Aba’y awan ser, tagal na ngani nung di naparini ay. Hindi nyo pa rin baga mahanap?”

“Tandaan mo, pag nagpang-abot kami niyang kapatid mo, patay sa amin iyan!”




"Patay agad ser?  May baril din yun, apaglabanan n'yo pa muna yan!"

Gusto mong maging milyonaryo?

Sa isang papulong, may alok ang mga pasista sa Bahay Nayon na tinatawag nilang Serbisyo Caravan.

"Sino ang gustong maging milyonaryo?  Ituro n'yo lamang itong si Cecilia Mondia alyas Ka Mitch."

"Naku hindi ubra ser, ginto ang halaga niyang si Ka Mitch sa buhay naming mga magsasaka."

***

Bubulungan ni Tay Tino ang kanyang anak na nag-aayos ng lukad na ikakarga, "Utoy, pumunta ka na muna sa bahay, sabihin mo kay Nanay ipaghanda akong bag at damit.  Pagkakarga ng lukad may pupuntahan laang ako."

"Saan Tay?" tanong ng anak ni Tay Tino.

"Pupunta ako dun sa alam kong kakampi ko," ika ni Tay Tino.

Tatango na lamang ang anak at alam na nito kung ano ang tinuturan ng ama.  Dali-dali itong sasakay sa kabayo at magpapaalam sa ibang mga kabakas sa paglulukad na may kukuhain lamang sa kanilang bahay.

"Mag-iingat kayo, Tay. Alam kong tama ang desisyon ninyo." D

# Sino ang tunay na terorista?

NI KA ALTHEA

Bang! Bang! Bang! Ginising ng malalakas na putok ang buong barangay ng San Jose, Baras, Rizal. Ang putukan ay nagmumula sa isang pamilyar na bahay sa *mango farm* sa Sityo Malalim noong Disyembre 17.

Sa gulat ng *security guard* ng *farm* na si Carlito, iniwan niya ang kanyang *guard post*. Nagmadali siyang pumunta sa bahay na pinagmumulan ng putok. Nakita niya ang mga pulis at sundalong nakahanay. Sumigaw siya.

"Ser, mga sekyuriti kami ng *fa*-..."

Bang!

Hindi na natapos ni Carlito ang kanyang sinasabi.



Nagpatuloy ang bugso ng putukan. Bang! Bang! Bang!

Nakita ng mga pasista ang tumatakbong si Vilma, isang *caretaker* ng *farm*.

"Wag n'yo akong patayin, maawa kayo."

Bang!

Kinabukasan, naglabas ng pahayag ang 2nd ID*:

**Nangungunang Espiya ng NPA-ST at Kolektor ng Rebolusyonaryong Buwis, Patay sa Barilan sa Rizal***

Napatay ang panrehiyong istap sa intelligence at mga istap ng RBKU ng Sub-Regional Military Area o SRMA 4A ng NPA, kasama ang tatlo pang terorista sa Brgy. San Juan, Baras, Rizal ng pinagsanib na pwersa ng AFP-PNP na naghain ng *warrant of arrest* bandang 2:30 ng madaling araw noong Huwebes, Disyembre 17.

Ang RBKU o "Rebolusyonaryong Buwis sa Kaaway na Uri" ang nakapokus sa pangingikil upang makalikom ng mga pondo para sa kanilang kilusan. Sa nakamit na ito, ang pinagmumulan ng pondo ng NPA ay labis na maaapektuhan na tiyak na makakahadlang sa kanilang teroristang aktibidad laban sa ating mamamayan at gubyerno.

Ayon sa ulat, ang mang-aarestong pwersa ay maghahain na ng *warrant of arrest* laban sa isang Antonio Cule alyas Dad, ang nangungulo sa Istap sa Pinansya at kasapi ng Komiteng Tagapagpaganap ng SRMA 4A, para sa kasong *frustrated murder* na nakasampa sa RTC Branch

65, Infanta, Quezon—nang barilin sila ng mga teroristang NPA na naghudyat sa labanan at nagdulot ng pagkakapaslang sa limang teroristang NPA at pagkasamsam ng dalawang ripleng M16, isang Cal. 45 pistol, isang Cal. 38 pistol, isang ripleng Uzi, mga kagamitang elektroniko at maraming iba't ibang dokumento ng kalaban.

Pinangalanan ni BGen Alex Rillera, Kumander ng 202nd Brigade, ang mga napatay na rebelde bilang alyas Sandra, asawa ni alyas Luis, Kalihim ng Larangang Gerilyang Cesar, at kasalukuyang itinalaga bilang istap ng RBKU ng SRMA 4A, at si alyas Onli, ang opisyal sa paniktik ng teroristang grupo.

Sa sumunod na araw sinabi naman ni DILG Secretary Eduardo Año na ang mga napaslang sa Baras ay kabilang sa Sparrow Unit ng NPA.

Ang mga balitang ipinakalat ng kaaway ay nag-iwan ng tanong sa mga taga-Brgy. San Jose.

"Ang tagal na ng mga iyon dito ah, NPA pala iyon?"

"Ha? Eh may sakit nga sila Ate Vilma at Kuya Wesley. Paano ba naman lalaban ang mga iyon?"

## Sila'y mga sibilyan

*Fact-finding mission.* Nasa Brgy. San Jose ang mga grupong makatao at iba pang mapagkawanggawang organisasyon upang mag-imbestiga sa pangyayari. Napag-alaman na ang mga biktima ay sina Carlito Zonio, Vilma Salabao, Wesley Obmerga, Jonathan at Niño Alberga. Sina Salabao at Obmerga ay mga *caretaker* habang sina Zonio at magpinsang Alberga ay mga *security guard* ng *farm*.

"Nakakasalamuha namin sina Cilo, Atan, Niño, Wesley at Vilma, kilala namin sila. Nagulat nga kami nang marinig ang mga putok ng baril sa *farm*!" kwento ng mga residente.

Sa pagsisiyasat ng *fact-finding team*, narinig ng mga tao ang pagpapaulan ng mga bala at iyak ng pagmamakaawa noong madaling araw. Pagsapit ng liwanag, bumungad sa mga residente ang nakabalandrang mga baril at selpon na ipinamamarali ng mga militar na pagmamay-ari ng limang "NPA". Ayon sa mga residente, hindi kapani-paniwala ito dahil ilang beses silang nakakabisita sa bahay ni Vilma, subalit wala silang nakitang mga baril at maraming selpon.

"Parang walang sagutan ng putok. Maya't maya ang bugso e."

Taliwas sa kwento ng kaaway, walang inihain na *warrant of arrest* ang mga sundalo't pulis na pumunta ng *farm* at walang pakundangan na lamang silang nagpaputok.

Ginulo ng mga pulis ang *fact-finding mission*. Pinipigilan ang mga grupo na mag-imbestiga pa at pilit isinusubo ang lahat ng mga ibibigay na impormasyon.

Lumapit ang *fact-finding team* sa Sangguniang Barangay (SB), subalit tinakot din ng mga pasista ang LGU. Naglabas ang SB ng "Resolution Denouncing All Communist Terrorist Group (CTG) in Barangay San Juan Municipality of Baras Province of Rizal", sa esensya'y resolusyong Persona Non Grata laban sa PKP-BHB-NDFP. Pinalalabas nilang ang mga grupong naglulunsad ng independyenteng imbestigasyon ay mga prente ng PKP-BHB-NDFP. Kaya, hindi na nakuha ng *fact-finding team* ang Certificate of Indigency at Residency mula sa SB na magpapatunay na sibilyan ang mga biktima.

Bukod sa barangay, tiklop din ang tuhod ng Sangguniang Bayan ng Baras nang humingi ng tulong ang mga makataong grupo sa kanila. Itinutulak ng Sangguniang Bayan sa mga grupong makatao na makipag-usap na lamang sa PNP Baras.

Pinatutunayan ng mga residente na kakilala nila ang mga biktima. Si Vilma ay nagmula pa ng Hilongos, Leyte at lumuwas ng Maynila matapos maghayskul para maghanap ng trabaho. Nagsimula siyang manggagawa sa kumpanya ng *electronics* at nagpalipat-lipat sa mga pagawaan bago naging *caretaker* sa *mango farm*. Ina siya sa isang dalagita. Si Vilma ay may idinadaing na rayuma at nilalabanang kanser sa *thyroid*.

Si Wesley naman ay ipinanganak sa Magdalena, Laguna mula sa pamilyang magsasaka. Nang makagradweyt ng hayskul, nagtrabaho na siya sa mga pagawaan sa Laguna. Hindi na siya nakapag-asawa. Halos hirap na siyang makalakad dahil sa *tuberculosis* sa buto. Nang humina na ang pangangatawan, naghanap siya ng ibang trabaho. Dito na siya nagsimulang maging *caretaker* ng *farm*.

Sina Carlito ay nagbuhat sa pamilya ng mga magsasaka sa Rizal na nagpalipat-lipat ng sakahan bago kinuha ang trabaho bilang *security guard* sa *mango farm.* Ang kita rito ang inaasahan ng kanyang pamilya para matustusan ang mga pangangailangan.

Sila Niño at Jonathan naman ay mula sa Laguna. Pumunta sila ng Rizal dahil doon sila nakahanap ng trabaho.

Samantala, tumungo rin ng morgue ang *fact-finding team* at natunghayan ang karumal-dumal na sinapit ng mga labi. Iniulat ng *barangay health official* na malapitang nakapag-eksamen sa mga bangkay na sunog ang mga ari, may apat na ngiping tinanggal at pinitpit ang mga kamay nina Jonathan at Niño, at may tapyas ang isang suso ni Vilma na malamang na dahilan ng pagpalahaw ng mga biktima noong madaling araw.

Ibinahagi rin ng *fact-finding team* na isinailalim ng PNP Baras sa *autopsy* ang mga labi kahit walang permiso mula sa mga kapamilya. Palusot ng pulis, kasama sa *protocol* ang pagpapa-*autopsy* ng mga labing walang pagkakakilanlan. Palaisipan ito dahil kung walang pagkakakilanlan ang mga biktima, bakit paparatangan silang mga NPA?

Sa balitang inilabas ng Bulatlat, isang alternatibong pahayagan sa *internet:*

**Ang limang pinatay sa ‘engkwentro’ sa Rizal ay mga trabahador ng farm, hindi mga mandirigma ng NPA — grupong nagtatanggol sa karapatang tao**

Ang limang taong pinatay ng mga elemento ng AFP 2nd ID noong Disyembre 17 sa Baras, Rizal ay hindi myembro ng rebolusyonaryong NPA ngunit mga sibilyang trabahador ng isang farm ayon sa tagapagtanggol ng karapatang tao na Karapatan Southern Tagalog.

Sinabi rin ng grupo na patuloy na ipinagkakait ng mga militar sa mga kaanak ang mga labi ng tatlo sa limang nasawi.

Ani Kyle Salgado, tagapagsalita ng Karapatan ST, “Malapit nang mag-Pasko, subalit si 202nd IBde Commander Alex Rillera ay nasa negosyo pa rin ng pagnanakaw ng mga bangkay.”

Enero 2021 na subalit hindi pa rin ibinibigay ang mga labi nina Wesley, Carlito at Vilma.

“Ser, nakailang pabalik-balik na kami kukunin lang ang mga bangkay at bibigyan ng disenteng libing!” panawagan ng mga kaanak.

Unang ibinigay ang labi ni Wesley. Sumunod ang kay Carlito. Subalit ibininbin pa ang labi ni Vilma. Labis na pinagdusa ang anak ni Vilma. Pitong beses na pinabalik-balik ang kapamilya ni Vilma sa loob ng dalawang linggo. Hindi tinantanan at halos araw-araw na hinaras ang anak ni Vilma na pinresyur na huwag makipagtulungan sa mga grupong makatao. Nagdulot ito ng takot at pangamba sa anak na kalauna’y nagkaroon ng PTSD[1].

Bunsod nito, hindi niya kayang harapin ang mga pulis at nag-ayos na lamang ng *special power of attorney* upang ang mga *paralegal* na ang kumuha ng mga labi ni Vilma para sa kanya. Sa kabila ng pagpresinta ng mga dokumentong ito, patuloy na ipinagkakait ng mga pulis ang labi ni Vilma.

### “Hustisya para sa Baras 5!”

Enero 5, nagkaroon ng protesta sa lansangan ng Baras, Rizal upang igiit ang hustisya para sa mga biktima ng paglabag sa karapatang tao sa ilalim ng rehimeng Duterte. Kinundena ng mga kaanak at ng mga grupong karapatang tao ang walang konsensyang pamamaslang sa mga sibilyan. Kinundena rin ang pangho-*hostage* sa labi ng mga biktima bilang karumal-dumal na *modus* ng AFP-PNP sa mga sibilyang pinararatangan nitong NPA. Bahagi ito ng kontra-rebolusyonaryong gera ng NTF-ELCAC laban sa mamamayan.

“Hindi na kayang patawarin ang mga mersenaryong ito. Ang ginawa nila sa Baras 5 ay aani ng galit ng mamamayan. Hindi makapagluksa ang pamilya ni Vilma habang hinaharap ang mga taong pumatay mismo sa kanilang mahal sa buhay,” sigaw ng isang magpoprotesta.

Itinutulak ng mga grupong makatao na dapat kasuhan at papanagutin ang mga sangkot sa pamamaslang. Dapat ding pagbayarin ang mga pasista sa paglapastangan sa labi ng mga biktima at pagpapahirap sa kanilang mga kaanak.

“Malaon na nating nasaksihan kung paano naghahari-harian ang mga armadong yunit sa mga bayan dahil lang sa kapangyarihan ng kanilang mga baril kung kaya muli kaming umaapela sa mga LGU at mga ahensya na igiit ang kanilang kapangyarihan sa mga pulis at militar at pumanig sa katwiran, pumanig sa mamamayan. Ang lansakang pagsasantabi ng AFP-PNP sa batas at ang hindi makataong pagtrato sa mahihirap na magsasaka ay malinaw na nagpapakita sa atin na hindi nila pinaglilingkuran ang interes ng mamamayan!” sabi ni Salgado.

"Singilin ang 2nd ID at PNP-CALABARZON sa karumaldumal na pamamaslang sa Baras 5! Papanagutin ang tiranikong rehimeng Duterte sa mga paglabag sa karapatang tao!"

Panimulang tagumpay na nakuha ng mga kapamilya ni Vilma ang kanyang mga labi makalipas ang tatlong linggo. Higit pa nitong pinaliliyab ang pakikibaka ng mamamayan ng Timog Katagalugan laban sa pasismo ng AFP-PNP, NTF-ELCAC at rehimeng Duterte.

Bangungot sa mamamayan ng Rizal ang karumal-dumal na krimen noong Disyembre 17, 2020 sa Baras. Ngunit ito ang nagmulat sa kanila sa terorismo ng estado na hayok na hayok na pumatay ng mga komunista at NPA. Walang hanggan ang kasamaan ng AFP-PNP na walang habas na pumapatay ng mga inosente at sibilyan. Ngayon, alam na nila ang sagot sa tanong na "Sino ang tunay na terorista?" D

---

** Lahat ng balitang ginamit sa kwento ay mula sa aktwal na inilathala ng AFP at midya. Isinalin ang mga ito mula sa orihinal na bersyong Ingles.*

*1 PTSD - post traumatic stress disorder*

# Ang mahalagang lakad ni Ka Libwa

NI KA JIMBOY, MULA SA KALATAS

Naghahanda si Ka Libwa para sa kanyang mahalagang lakad. Dahan-dahang itinali sa bewang ang kanyang futol[1] at kinuha ang kanyang bay-ungan[2] at isinukbit sa kanyang kaliwang balikat habang sa kanan naman ang kanyang *air gun*. Alam na ng kanyang babay[3] at dalawang anak kung saan siya pupunta.

"Aho maglahawan punta sa mga kaufod (Maglalakad ako papunta sa mga kasama),'' sabi ni Ka Libwa.

"Ala suge (Hala, sige)!" tugon ng kanyang babay at pinabaunan siya ng bundo ng kanyang dalawang anak.

Habang tinatahak ni Ka Libwa ang masukal na daan at tinatawid ang maliliit na sapa, pinag-iisipan na niya ang mga sikretong daan at atrasan na maaaring gamitin ng mga kasama. Sa lalim ng kanyang pag-iisip, hindi na niya namalayan na malapit na pala siya sa bahay na tinutuluyan ng mga kasama.

Isang masayang kumustahan kasabay ang pagdaop ng kanilang palad. "Pahinga po muna kayo," sambit ng tim lider na si Ka Bembol. Nagpainit ng tubig si Ka Jim upang makapagkape sila. Nagbabantay sa labas ng bahay si Ka Oriel habang nagpupulong ang mga kasama.

Pinagkwentuhan nila ang kalagayan ng mga komunidad na pinaglunsaran ng RCSPO[4] at FMO[5] ng kaaway. Ayon kay Ka Libwa, binubugbog ang mga katutubo, kinulong sa kampo nang ilang araw, pinipilit na sumuko, may mga tinortyur at maging mga sityo lider ay inaresto, ininteroga at pinahirapan. Lalong nagalit ang mga kasama sa ibinahagi ni Ka Libwa.

Kinabukasan matapos ang almusal, lumarga na ang tim kasama si Ka Libwa. Tahimik at maingat ang kanilang mga hakbang. Sumisenyas lang kung nais nilang magpahinga o uminom sa daan.

Iginiya sila ni Ka Libwa sa lihim na daan hanggang sa makarating sa kanyang bahay.

Sinalubong sila ng pamilya ni Ka Libwa. Nag-alok ang babay ni Ka Libwa ng mainit na bundo. Habang kumakain, pinag-usapan na nila ang plano sa operasyon. Nagkaisa sila na isama si Ka RD at Ka Dolinog, anak ni Ka Libwa, para makatulong. Sina Ka Libwa, Ka RD at Ka Dolinog ay mga kasapi ng Milisyang Bayan (MB).

Malalim na ang gabi nang dumating sina Ka RD at Ka Dolinog. Lumipas nang mapayapa ang gabi. Ang tanging maririnig lang ay ang mga panggabing ibon at mga kulisap na sinasabayan ng pagaspas ng hanging amihan.

Isang malamig na umaga ang dumatal. Maya-maya'y naghain na ng almusal na bundo ang babay ni Ka Libwa.

Matapos kumain, nagpulong ang tim kasama ang tatlong MB. Ang babay at mga anak ni Ka Libwa ang nagbabantay at naghahanda ng pananghalian. Si Ka RD ang isasama ng tim sa sayt habang si Ka Libwa ang maghahanda ng kanilang atrasan. Si Ka Dolinog naman ang makikiramdam sa reaksyon ng masa at kaaway.

"Ngayon lang ako hahawak ng baril," tuwang-tuwang sambit ni Ka RD.

Alas-tres ng hapon, narinig nila ang ugong ng helikopter. Dali-dali nilang inobserbahan ang lipad nito. Mababa na ito. Biglang umimik si Ka RD, "Mga kasama, ang hagip kong balita ay ngayong Sabado lilipad ulit ang heli."

Napaisip ang mga kasama. *Ano'ng aktibidad mayroon sa sityo?*

Ika-9 ng Enero, alas syete ng umaga, naglakad ang tim. Humiwalay na si Ka Libwa sa apat niyang kasama. Mabagal, maingat ang bawat hakbang ng tim. Pasikot-sikot ang kanilang dinaanan upang maging lihim ang pagdikit sa kaaway.

Habang naglalakad, nakita nila ang bakas ng kaaway. Saglit na tumigil ang tim upang pag-aralan ang bakas. Bago pa lang ang bakas kaya doble ingat ang tim nang muli silang lumakad. Nang makarating sa sayt, siniyasat muna ito ni Ka RD.

Ilang minuto lang bumalik na si Ka RD. "*Clear* ang pwesto. Hindi pa nararating ng *recon* ng kaaway!"

"Maganda!" tugon ni Ka Bembol at pumakat na sila. May ubo si Ka Oriel kaya pinaalalahanan siya ni Ka Bembol na gawan nang paraan na hindi marinig ang kanyang ubo.

Habang nakapakat, nasuri ni Ka Bembol na hindi kita ang target na kaaway. "Humanap tayo ng bagong sayt," atas ni Ka Bembol kay Ka RD.

Pagbalik ni Ka RD lumipat na sila sa bagong pwestuhan. Pagdating sa naturang pwesto, muli silang pumakat. Nag-obserba. Nakita nilang maraming masa. Halo ang mga matanda at bata pero mas marami ang mga bata.

"Hindi natin pwedeng barilin ang kaaway sa baba, madadamay ang mga masa," wika ni Ka Bembol.

Napaisip ang tim. *Iaatras na ba ang operasyon?*

Nakarinig sila ng ugong ng helikopter. Nagtinginan sina Ka Bembol at Ka Jim. Nagbago ang plano.

"'Wag na nating isnaypin ang kaaway, bagkus ang heli na ang ating babarilin. Paglampas dito sa ating pwesto saka natin banatan." atas ni Ka Bembol.

Dumaan na ang helikopter, sinipat ito ni Ka Bembol at saka nagpakawala ng *signal fire*. PAK! Sumunod naman sina Ka Jim, Ka Oriel at Ka RD. PAK! PAK! PAK!



Maya-maya'y nagkumand na si Ka Bembol ng "Atras". Kasabay ng kanilang pag-atras ang pagtalilis ng helikopter at makalipas ng ilang minuto ay gumanti nang walang patumanggang pamamaril ang mga kaaway.

PAK! PAK! PAK! BRATTTT! BRATTT!...

Muling binagtas ng tim ang mga pasikut-sikot na daan at maliliit na sapa. Dobleng ingat ang kailangang ipatupad. Malayo pa'y tanaw ng tim si Ka Libwa na sagad sa panga ang ngiti sa paghihintay. Nakahanda na rin ang mainit na pagkain para sa pagod na pagod na mga kasama. Matapos ang kainan, masayang nagkwentuhan ang tim at si Ka Libwa. May mga dumating na rin na masa.

"Ano'ng nangyari mga kasama?" tanong ni Ka Libwa.

"Tumalilis ang helikopter," sagot ni Ka Oriel.

Malakas na tawa ang tugon ni Ka Libwa, "Ngayon lang ako nakarinig ng ganyang kuwento. Yabay (Ayos)! Kaya palang itaboy ang kinatatakutan na heli."

Malalim na ang gabi nang dumating si Ka Dolinog. Kagyat siyang nag-ulat. "Mga kasama, lumabas na ang mga kaaway, kasama ang matataas na opisyal. Kaso hindi na sila sumakay ng heli. Naglakad sila."

"Nabalitaan mo na ba ang nangyari?" tanong ng mga kasama.

"Ala (Oo)!" nakangiting sagot ni Ka Dolinog. "Sabi pala ng mga masa, salamat at hindi sila nadamay nang barilin ang helikopter."

Walang pagsidlan ang tuwa ng tim sa ibinalita ni Ka Dolinog. Nang gabing iyon muling nagpasalamat ang tim kina Ka Libwa at Ka Dolinog. "Pasabi rin sa lahat ng masa, dahol fagmana-mana (maraming salamat)."

Kinabukasan, sinalubong sila ng isang malamig na umaga at maliwanag na bukang liwayway.

"Malapit na nga pala ang anibersaryo ng Bagong Hukbong Bayan!" sambit nila sa kanilang mga sarili.

Muling naglakbay ang tim na hindi alintana ang pagod, uhaw at gutom bitbit ang kanilang panibagong karanasan at panibagong tagumpay! D

---

*1 futol - itak*
*2 bay-ungan - bag*
*3 babay - asawang babae*
*4 RCSPO - retooled community support program operations*
*5 FMO - focused military operations*

# Pagharap sa pasismo ng mga magsasaka ng Quezon

NI KA MIKO

## 2019: FMO-RCSPO ng kaaway

Isang madaling araw sa buwan ng Hulyo. Nagimbal ang tahimik na komunidad ng Sityo Tuktok nang dumating ang mga berdugo at sapilitang kinuha ang tatlong magsasaka, isa rito si Jon.

"Ser, san nyo sila dadalhin?" paghahabol ng mga asawa nila.

"Walang kaso ang asawa ko! Asan ang mga *warrant* nyo?"

Dinala pa rin sa kampo ang mga magsasaka. Paulit-ulit silang ininteroga at binugbog. Tumigil ang mga pasista nang pumayag si Jon na samahan sila patungo sa isang pinaghihinalaang taga-suporta ng BHB.

Nakarating sila sa dampa ni Mang Alor. Itinulak ng mga militar si Jon.

"Mauna ka!" Nag-aatubiling humakbang si Jon subalit nakatutok na sa kanya ang baril, kaya nangatok siya sa bahay.

"Mamang, Mamang! Si Jon ho ito."

Binuksan ni Mang Alor ang pinto. Bahagya pa lang itong nakabukas pero hinablot na siya kaagad ng mga sundalo palabas ng bahay. Ang iba nama'y pumasok na para manghalughog. "Nasaan na ang baril ng NPA dito?"

Walang awang sinakal ng panyo si Mang Alor na 71 anyos. "Ikaw ang kalihim ng sangay, umamin ka na! Nandito na kababaryo mo, itinuro ka na." Pagmumwestra ng sundalo kay Jon.



“Wala akong alam,” tugon ni Mang Alor.  Tinadyakan siya ng sundalo sa ari.  Sumabog ang sipon ng matanda.

“Mamang, umamin ka na para hindi na masaktan,” bulong sa kanya ni Jon.

Kinulata si Mang Alor sa tadyang.  Napadura ang matanda ng dugo.

“Ser, mga *uniform* ng NPA o!” inilabas ng isang sundalo ang mga *chino*. Pangungutya ng opisyal.  Natagpuan ang may limampung *chino* sa bahay ni Mang Alor!

“Aba, andami mo palang alaga.”

Muling binugbog ng mga sundalo ang matandang Alor hanggang sa iniwan na lang siya sa labas ng kanyang dampa nang walang malay.

***

Samantala, sa Brgy. Hardin, tumungo ang mga sundalo sa bahay ni George.  Kasama nila ang demonyong si Joross.

“Ser, iyan ang susing tao nila rito,” nakaturo si Joross kay George.

Dinala ng mga berdugo si George sa kabilang bundok at doon siya sinimulang imbestigahan.

“Nasaan si Ka Cleo[1]?!” pabulyaw na tanong ng sundalo.

“Hindi ko alam,” tugon ni George.

Pinadapa nila si George at sinimulang apak-apakan na animo’y isang tulay.

“Hindi ka pa aamin, ha!” wika ni Joross.

Ikinasa at itinutok ang baril sa batok ni George.

“Patayin na natin ito ser, wala na itong ipipiyok.”

Humarap si George sa baril na itinutok sa kanya. “Sige, patayin nyo ako. Huwag nyo lang ilalayo ang aking bangkay para makuha pa ng aking pamilya.”

Walang nahita, gigil na lumayas ang mga sundalo.

## Pagtahak sa pulang landas

Dalawang daang pamilya ang nagbakwit mula sa South Quezon-Bondoc Peninsula mula 2019 hanggang 2020. Nang magbakwit sina Mang Alor, nakasama niya ang iba pang mga magsasaka sa isang *basketball court* sa sentrong bayan. Dito, ibinahagi niya ang kanyang sinapit sa kamay ng sundalo. Kinatawan niya ang lahat ng mga kababaryong nais palayasin ang kaaway.

Samantala, patuloy ang panliligalig ng mga pasista sa mga magsasaka. Sa isang liblib na baryo, nasumpungan ng mga sundalo si Sonny sa bahay niya.

“Ser, may nakatagong baril sa bahay niyan!” pagtuturo ni Joross.

Sinimulan nang halughugin ang bahay ni Sonny. Dahil walang makita, binalingan nila si Sonny.

“Nasaan ang baril ng NPA?” sabay suntok kay Sonny.

“Hindi ko po alam, ser!” Isa na namang tadyak.

“Meron po kay Ka Kaloy,” sagot ni Sonny.

“Sinong Ka Kaloy?” tanong ng sundalo.

“Ihahatid ko po kayo,” tugon ni Sonny.

Ngiting aso ang sundalo.  “Ayos! Kapag ganyan ka, magkakasundo tayo.”

Sa daan habang naglalakad, kumaripas ng takbo si Sonny.  Sa galit ng kaaway na nalingat ay pinagbabaril ang tumatakbong si Sonny.

Ngunit hindi siya matamaan.

Dali-dali pang tumakbo ang nakangiting si Sonny pabalik sa kanyang tahanan.

Pagdating sa kanyang bahay…

May tumawag sa kanya mula sa sukal. “Psst… psst… Sonny!”

Lumingon si Sonny.

“Si Ka Ken ito,” pabulong pero malinaw sa pandinig ni Sonny. Tutungo si Sonny sa pinanggalingan ng boses.

“Ka Ken! Ikaw pala. Bakit kayo nandito? Nanggaling dito ang kaaway,” tanong ni Sonny.

“Alam namin, kaya kami nandito, kukunin na namin ang baril,” sagot ni Ka Ken.

Pumasok si Sonny sa bahay at naghalungkat. Dinampot niya kaagad ang iniingatang M-16. Kumuha rin siya ng ilang pirasong damit at ipinasok sa bag.

Inabot niya ang baril kay Ka Ken at nagsabing, “Sasama na ako sa inyo, mga kasama!”

“Sige, iyan na ang baril na titiyakin mo,” turan sa kanya ni Ka Ken.

Masiglang naglakbay si Sonny kasama sila Ka Ken patungo sa malawak na kabundukan, hindi alintana ang mga pasang natamo mula sa mga pasista. Wika ni Sonny sa sarili, *May araw din kayong mga pasista!*

Ilan pang tulad ni Sonny ang nagpasyang hindi magbakwit. Nakapanatili sila sa kanilang lupain, sa piling ng masang api, naglilingkod kasama ang Bagong Hukbong Bayan. Ang kirot ng mga sugat ang higit na nagpaalab sa kanilang pakikibaka para sa katarungan. D

*1 Cleo del Mundo - tagapagsalita ng Apolonio Mendoza Command-NPA-Quezon*

# Dima: Lupa para sa mga Diyus-diyosan

NI BELINDA BUKIRIN




Sila ang mga hangal na nagtatanghal ng kanilang sarili bilang mga diyos sa palalo nilang ilusyong lumikha ng paraiso sa gitna ng impyernong pinagsadlakan nila sa libu-libong mamamayan, kapalit ng kanilang kapritso at pagkahaling sa ampaw na kagandahan….

Sa makapigil hiningang kagandahan ng kabundukan ng Batulao, walang romantikong tagpo ng paglubog at pagsikat ng araw, bagkus ay pawang mga lambong na dala ng bawat pagsapit ng bukas sa kabila ng mga bituing kumikinang at mga hiyas na sumisinag.  Nakapikit ang mga mata, hindi para namnamin ang sariwa at mabining hangin habang nakatanaw sa kabuuan ng dinarayong Tagaytay, kundi para lunukin ang mapait na katotohanang ang kabundukang ito, na naging sisidlan

ng mumunting pangarap para sa matiwasay na buhay, ay unti-unti nang inaagaw sa makakalyong mga palad na ilang henerasyon nang nagbungkal, naglinang at nagbuhos ng pawis, luha at dugo hanggang ang malawak na karawagang ito ay maging isang tunay na paraiso…

Halaw sa pangalan ng 'Dyosa ng Masaganang Ani,' ang proyektong DIMA ng Sandari-Batulao sa Brgy. Kaylaway ng Nasugbu sa lalawigan ng Batangas. Ito ang ikalawang yugto ng debelopment ng pamilyang Puyat sa humigit-kumulang 2,400 ektaryang lupang kinamkam nila mula sa mga magsasaka. Isa umano itong *'wellness village'* na may konseptong *'Eat. Move. Sleep.'* sa pusod ng kagubatang inaagaw nila mula sa mga magsasaka at ide-debelop para maging lugar pahingahan ng mayayaman. Taliwas sa pangalan nito, tahasan nitong niyuyurakan ang abang pangarap ng masang magsasaka na magtamasa ng masaganang ani kapag tuluyan nang nawala sa kanilang mga kamay ang lupang kanilang binubungkal.

Humigit kumulang 70 pamilya ang apektado ng partikular na proyektong DIMA. Subalit nauna pa rito, libong pamilya na ang kanilang pinalayas. Marami sa mga naunang biktima ng debelopment ng Sandari Batulao ang nakararanas ngayon ng kahirapan at pagkabusabos sa mga relokasyon na wala rin silang katiyakan sa pagmamay-ari. Saklaw pa rin ito ng lupang inaangkin ng Asyenda Puyat na tuluy-tuloy namang isinasailalim sa mga proyektong debelopment. Katunayan, tinaguriang 'Bangladesh' ang isang relokasyon ng mga magsasakang napalayas sa Asyenda Puyat dahil tuluyan nang nawalan ng ikabubuhay ang mga naninirahan dito at anila ay 'naka-bangla' na lamang dahil sa kagutuman at hirap ng buhay. Habang ipinangangalandakan ang magandang kalikasan at masaganang pamumuhay sa loob ng mga huwad na paraiso, impyernong panirahan naman ang nililikha ng Sandari-Batulao para sa laksang mamamayang naging biktima at magiging biktima pa ng mga proyektong debelopment nito.

Hindi pa rito natatapos ang pagdurusa ng mga magsasaka sa Brgy. Kaylaway. Kaalinsabay ng proyektong ito, nagpapatuloy ang debelopment ng Century Properties Group Inc. at Century Limitless Corporation sa mga sityo naman ng Calo at As-is. Daan-daang pamilya na ang napaalis at daan-daang pamilya pa rin ang nakaambang

mapalayas. Matapos mapanlinlang na bilhin sa mga magsasaka ang kanilang lupang sakahan sa halagang P80.00 kada metro-kuwadrado, matindi itong pinagkakakitaan ngayon ng mga debeloper sa buong Kaylaway. Ibinibenta nang hindi bababa sa P4 milyon ang isang 50 *sqm*. na bahay sa mga nadebelop nang *properties*, tubong lugaw sa napakamurang lupang binili mula sa mga magsasaka.

## Luklukan ng mga diyus-diyosan

Kilala ang mga Batangueño sa pagiging relihiyoso, pero sa lalawigan, ang nakalukob ngayon ay ang kapangyarihan ng mga diyus-diyosang walang ibang sinasamba kung hindi ang salapi at karangyaan at lansakang tumatampalasan sa buhay at karapatan ng malawak na bilang ng ating mga kababayan.

Ginawa nang pahingahan at gatasan ng yaman ng mga naghaharing uri ang lalawigan ng Batangas. Dahil sa lapit nito sa Kamaynilaan na siyang sentro ng kapangyarihang pampulitika at pang-ekonomiya, naging luklukan ng mga naghaharing uri ang Batangas para sa kanilang mga negosyo, bahay at pasilidad pahingahan. Tuluy-tuloy ang iba't ibang klaseng mga proyektong debelopment, lahat para sa kapritso at interes ng malalaking burgesya kumprador (MBK) at panginoong maylupa.

Ang halos buong bayan ng Calatagan ay ginawa lamang pastuhan ng kabayo ng mga Cojuangco at pahingahan ng mga Zobel at Madrigal. Ang bayan ng Nasugbu ay inilalako ng SM Corporation ng pamilyang MBK na si Henry Sy para sa mga dayuhang turista at palabigasan nina Roxas, Puyat, Enrile at Roces. Nagsiksikan na rito pati sina Lucio Tan, Manny Pangilinan at ilan pang mga burgesya kumprador. Ang bayan ng Calaca ang naging kusina ng mga naglalakihang pabrika. Napuno na ng mga industriya ng panggatong at kuryente ang buong kahabaan ng baybaying dagat nito.

Dahil sa kanila, walang kapayapaan at katiwasayan ang pamumuhay ng mamamayang Batangueño. Sila ang mga nakaluklok na panginoong lumilikha ng iisang kapalaran ng mamamayan sa lalawigan. Lupang buong buhay na pinagpapagalan, sa isang iglap ay aagawin ng mayayaman at ang magsasaka ay maitutulak sa mga panabihang ilog, estero,

mga bakawan, mga kasulukan ng kabundukan at parang mga isdang kakawag-kawag matapos agawin sa kanila ang kanilang panirahan at kabuhayan.  Buong lalawigan, iisa ang istorya—nagpapalit-palit lang ang mukha ng mga kontrabida, pero iisang telon ang pinagmumulan.

Aba, ginoong maria!  Saan pa kami pupulot ng grasya?!  Kung guhit lamang ng kapalaran, at mga libreta ng turong dasal ang aasahan, sadyang hindi kusang magbabago ang kalagayang ito ng mamamayang Batangueño.

Gayunpaman, kasaysayan mismo ang nagtuturo kung paanong sa paninindigan at pagkakaisa ay kayang hamunin ng mamamayan ng Batangas ang ipinataw sa kanilang kapalaran ng naghaharing uri. Mayaman at magiting ang kasaysayan ng rebolusyonaryong paglaban ng mga Batangueño.  Matapang nilang hinamon at nilabanan ang kolonyalismong Espanyol, kabilang sa huling nasakop ng kolonyalismong Amerikano, magiting na nakibaka laban sa Hapon at naging kanlungan ng HUKBALAHAP[1] hanggang sa maipunla, maipundar at mapatatag dito ang demokratikong rebolusyong bayang pinamumunan ng Partido Komunista ng Pilipinas at lumalakas na Bagong Hukbong Bayan.

Walang diyosa o Bathala na magbubunsod ng masaganang ani o matiwasay na pamumuhay.  Ang katubusan ay nasa palad at bisig mismo ng inaaping mamamayan ng Batangas at sambayanang Pilipino. Kailangan nilang magbigkis, manindigan at militanteng lumaban upang ipagtanggol ang karapatan sa buhay, panirahan at kabuhayan. Kailangang yakapin at tahakin nang lubos at wala ni anumang bahid ng alinlangan at agam-agam ang landas ng demokratikong rebolusyong bayan upang ganap na puksain ang mga salot na imperyalismo, pyudalismo at burukrata kapitalismo sa lalawigan at sa buong bansa, hanggang sa ganap na tagumpay! D

---

*1 HUKBALAHAP - Hukbong Bayan Laban sa Hapones*

# Krimen ba ang maging ina ng isang rebolusyonaryo?

NI KA KAREN, MULA SA DIKLAP



Gabi ng ika-7 ng Marso, 2018, isinugod sa ospital ang 64 taong gulang na babae. Pinagbabaril siya ng mga di kilalang armado kung saan nagtamo siya ng anim na tama sa tiyan na naging sanhi ng kanyang pagkasawi.

Nang mahalal na presidente si Rodrigo Duterte, hindi nagtagal ay sinimulan niyang hubarin ang kanyang para-sa-pagbabagong maskara at nabunyag ang kasuklam-suklam na itsura niya sa harap ng mamamayan. Naging laganap na sa buong bansa ang paglabag sa karapatang tao. Ang kanyang paglulunsad ng Oplan Tokhang, pagdedeklara ng batas militar sa Mindanao at Oplan Kapayapaan ay nagbunsod ng pagkasawi ng ilampung libong mamamayan.

Sa loob ng mahabang taon, kilala na ng mamamayang Pilipino ang pagiging pasista ng Armed Forces of the Philippines. Higit pa itong lumala dahil sa tiraniko't pasistang patakaran ng rehimeng Duterte. Walang pakundangan ang mga alipures niyang militar at pulis kung pumaslang ng mga sibilyan na walang kalaban-laban. Higit pang pinagtutuunan ni Duterte at ng AFP-PNP sa pagiging uhaw nila sa dugo ang mga sumusuporta sa rebolusyonaryong kilusan.

At nag-utos nga si Duterte: idamay ang pamilya ng mga NPA at lahat ng lumalaban sa gubyerno.

## Ang pagiging ina ni Fe Delos Santos

Ipinanganak noong Disyembre 24, 1954 sa lalawigan ng Quezon si Ginang Fe Delos Santos. Sa maagang bahagi ng buhay ni Nanay Fe,

alam na niya ang rebolusyon. Rebolusyon ang kanyang kinamulatan, rebolusyon din ang bumuo sa kanyang pamilya.

Kasapi ng Bagong Hukbong Bayan ang kanyang asawa subalit hindi ito naging hadlang para maging maayos ang kanilang pamilya. Sa pagsasaka at pananahi tinustusan ni Nanay Fe ang mga pangangailangan ng kanyang mga anak. Kinailangan niya itong gawin, lalo't mula 1988 ay mag-isa na lamang niyang itinataguyod ang kanyang mga anak dahil namartir sa isang labanan ang kanyang asawang Hukbo. Sa panahon na iyon ay may binatilyo na siyang nagnanais ring maging bahagi ng armadong pakikibaka, na kalaunan ay naging hukbo rin ng mamamayan.

Bilang isang ina, hindi naging madali kay Nanay Fe ang pagpasok ng kanyang anak sa BHB. Sa pagdaan ng panahon, habang namumulat ang kanyang anak sa kahalagahan ng paglahok sa armadong pakikibaka ay natanggap na rin ni Nanay Fe na isa na ngang Pulang mandirigma ang kanyang anak. Kalaunan, hindi lamang isang mandirigma kundi Pulang kumander ng Apolonio Mendoza Command.

Naging kilala at mahusay na kumander ng BHB ang kanyang anak dahilan upang maging mainit ito sa mga militar. Gayunman walang mag-aakala na ang galit ng militar sa kilalang kumander ng AMC ay ibabaling sa kanyang pamilya.

## Ang Pagpaslang kay Nanay Fe

Tatlong aksyong militar ang matagumpay na nailunsad ng AMC noong buwan ng Pebrero. Una ay ang reyd sa Tumbaga Ranch sa bayan ng San Francisco noong Pebrero 27, 2018 kung saan anim na armalayt ang nasamsam ng mga Pulang mandirigma. Kinabukasan ay naambus ang nerespondeng sundalo sa haywey ng General Luna na ikinasawi ng mga pasistang tropa. Sa sumunod pang araw, inisnayp naman ang isang CAFGU detatsment sa bayan ng Lopez.

Sa magkakahiwalay na aksyong militar na nabanggit, lahat ay ibinintang ng mga sundalo na pinamunuan ng anak na kumander ni Nanay Fe. Lahat ng kampanyang pagtugis na isinagawa ng reaksyunaryong militar sa alinmang yunit ng AMC ay pawang nabigo.

Hindi nag-atubili ang mga berdugong militar ng 85th Infantry Battalion ng Philippine Army sa ilalim ng Southern Luzon Command na sundin ang maruming banta at utos ni Duterte na "idamay ang pamilya ng mga NPA at lahat ng lumalaban sa gubyerno."

Isang linggong minanmanan ng mga kahina-hinala at armadong lalaki na sakay ng motorsiklo ang bahay ni Nanay Fe sa bayan ng Lopez. Noong gabi ng pamamaslang, dalawang lalaki ang pumunta sa tindahan ni Nanay Fe para bumili ng sigarilyo. Pinagbabaril nila si Nanay Fe.

Naisugod pa si Nanay Fe sa ospital nang gabing iyon subalit kinabukasan ay hindi na rin kinaya ng kanyang katawan ang tinamong anim na tama ng bala sa tiyan na kanyang ikinamatay.

## Dapat managot ang kriminal na si Duterte

Desperado at wala nang ibang maisip ang rehimeng US-Duterte para masupil at biguin ang rebolusyonaryong kilusan. Sa dinami-dami ng kanyang desperadong tangka na kalahatiin ang BHB sa pagtatapos ng 2018, parati itong bigo.  Sa nauna niyang pahayag ay uubusin niya ang BHB. Bandang huli pati ang dedlayn na kalahatiin sa pagtatapos ng taon ay iniatras na rin niya at sinabing sa kalaghatian ng 2019 nila malilipol ang BHB.

Ang kampanyang supresyon at paglipol sa ilalim ng Oplan Kapayapaan ay hindi lamang nakatuon sa BHB.  Pinakamasahol ngayon na direkta na ring target ang mga kapamilya, kamag-anak at taga-suporta ng rebolusyonaryong kilusan

Sa ganitong pamamaraan ni Duterte at ng mga pasistang sundalo, ipinapakita na marumi at patraydor kung umatake ang rehimeng US-Duterte.  Binabalingan nila ang mga inosente at walang kalaban-laban na mamamayan sa tuwing mabibigo sila sa mga atake sa BHB. Mabibigat na paglabag ito sa internasyunal na makataong batas na pirmado maging ng GRP.  Kung tutuusin, matagal nang ginagamit ng AFP-PNP ang mga pamilya ng mga rebolusyonaryo para masukol nila ang mga ito.  Higit lamang nitong pinatutunayan na hindi kayang talunin ng mga berdugong militar ang BHB.

Malinaw na ang tanging kaugnayan lamang ni Nanay Fe sa rebolusyonaryong kilusan ay ang pagiging ina ng anak ng bayan na nagpasyang magsulong ng armadong pakikibaka. Subalit si Nanay Fe ang pinagbalingan ng mga sundalo dahil hindi nila kayang supilin ang kanyang anak at ang buong rebolusyonaryong kilusan.

Sa pagpaslang kay Nanay Fe, hinihiling ng kanyang pamilya ang katarungan at maparusahan ang pumaslang sa kanilang ina at itigil ang pagdamay sa mga pamilya ng nakikibakang mamamayan.

Sa pahayag ng kumander na anak ni Nanay Fe, hindi siya titigil-kasama ang buong rebolusyonaryong kilusan at ang BHB–hangga't hindi nakakamtan ang katarungan para sa kanyang ina at sa lahat ng naging biktima ng karapatang tao ng pasista-teroristang rehimeng US-Duterte. D

# Mula Kanluran, tungong Silangan hanggang Kalayaan!

ISANG PAG-ALAALA KAY KA JETHRO, DANGAL NG BATANGUEÑO, BAYANI NG SAMBAYANANG PILIPINO!

NI RESURECCION MARASIGAN

Dito na ang lagutan!—ang laging sambit ni Ka Jethro sa tuwing mahihingan siya ng pananalita sa bawat pagtitipon. Ang mga katagang ito ang siyang laging humahamon sa tulad naming medyo bata pa… Punung-puno siya ng determinasyon, tila walang kamatayan…

Naaalala ko pa noong una ko siyang nakilala. Isa siya sa unang hukbo na aming nakasalamuha sa programa ng integrasyon noong estudyante pa lamang ako. Sa isang patuto ng tubuhan sa paanan ng bundok ng Batulao iyon, matiyaga siya noong naglinaw sa amin kung ano ang BHB at ang disiplinang bakal nito na nagresulta upang magpahayag ang isa sa amin na mag-*fulltime* matapos ang kolehiyo. Wika niya noon, walang ibang pupuntahan ang mga kabataang tulad namin kundi ang magrebolusyon. Sabi pa nga niya, "Nagtapos din ako ng kolehiyo sa kursong Accountancy. Nilolok nga ako ng aking ina dahil ang anak daw niya ay nagtapos bilang CPA[1], pero ngayon ay NPA ang trabaho." Tuwang-tuwa siyang ikuwento kung paano siya naorganisa mula sa KM hanggang maging mahusay na mandirigma ng mamamayan.




Naging inspirasyon sa amin ang payak na buhay ng BHB habang buong pusong niyayakap ang mga hirap at sakripisyo, mapaglingkuran lamang ang masa.

Kalauna'y sumampa na rin ako sa Hukbo. Dito ko na siya higit na nakilala. Hindi pala siya marunong magalit. Malamang, dahil sa katangian niya na ito mula noong bata pa. Isa pa, dahil lumaki siya sa simbahan. Subalit ang labis na kabaitan ding ito na madalas maabuso ang kalimitang ipinupuna sa kanya ng mga kasama. Naging *struggle* sa kanya kung paano magtakda ng hangganan sa kanyang kabaitan at kailan dapat magsabi ng "hindi pwede".

Hindi rin siya makasarili, ultimong mga gamit nga na ipinapadala sa kanya ng kanyang pamilya katulad ng mga damit, pagkain, ay nagagawa pa niyang ipamigay sa mga kasama. Pati nga relo niya ay ipinamimigay rin. Katwiran nga niya ay bagay lamang ang mga iyon, gasino na itong ibahagi sa mga kasama na kapiling niya araw-araw sa hirap at sakripisyo.

Sabi pa niya noon sa akin, "Noong namatay ang ilan sa aking kapamilya, hindi ako umiyak. Subalit noong namatay si Ka Zoren, umiyak talaga ako." Ganoon din siya noong namatay ang iba pang mga kasama dahil itinuring niya nang kapamilya ang mga kasama.

Mahusay na kasama at mapagkasama si Ka Jethro. Kahit ilang beses kaming nagkakatunggali, lagi rin kaming magkakaisa matapos noon at sabay na gagampan ng mga tungkulin. Nagbabahagi siya ng kanyang mga karanasan at ilang mga nakakatawang sikreto. Bukod dito, mahilig siyang kumanta. Noong 2008, sinalubong namin ang Bagong Taon ng konsyerto na inirekord pa niya. Hindi kami tumigil sa pagkanta hangga't may boses, tulad ng "Awit ng Pag-asa." Sa sobrang hilig niyang kumanta, hindi niya pinalalampas kahit ang *videoke* sa bahay ng masa.

Hindi siya likas na mapagbiro pero may sarili siyang paraan ng pagpapagaan sa mabibigat at mahihirap na sitwasyon. Isang beses, nadepensiba sila sa kanyang kaarawan, ang sabi niya sa mga kasama, "Naging puto ang handa ko sa *birthday* ha—puto-kan!" Tawanan ang mga kasama.

Sa mga pulong, lagi siyang ahitado. Dahil sa ahitasyong ito ay walang kasama na gustong tumabi sa kanya. Hindi dahil ayaw siyang makatabi, kundi dahil lagi niyang niyuyugyog ang balikat ng sinumang katabi niya sa tuwing umiinit na ang talakayan. At tatayo pa siya sa kinauupuan niya!

Mahusay rin si Ka Jethro sa *tacticizing* sa kilusang masa. Ikinuwento niya ang laban ng masa sa pondohan noong dekada 1990. Nanlilinlang at malapit nang mapapayag ng PML ang mga magsasaka sa kanyang kagustuhan. Ipina-*break* muna ang negosasyon para maturuan niya ng taktika ang masa. Ang resulta, nagtagumpay ang laban sa pondohan at panirikan at hanggang ngayon ay tinatamasa nila ito.

Magiliw si Ka Jethro sa masa kaya kilalang-kilala kahit saan ang kanyang mga pangalan. Tumatak sa puso ng masa si Sonny, Dading, Rigor, Jethro, Cris, Alip, Jovit, Jopson, Tenan at marami pang mga pangalan niya. Bukod sa pakikinig sa kanilang mga problema, masipag siyang manggamot sa pamamagitan ng paghilot, *acu-pressure* at mga ni-*research* niyang halamang gamot para sa mga karaniwang sakit. Sa sobrang lapit sa kanila, ilang beses siyang kinuhang ninong sa binyag at kasal ng masa.

Alamat na siya sa kasaysayan ng rebolusyonaryong kilusan sa Batangas. Ang mahigit tatlong dekada niyang pagkilos ay isang mahalagang ambag sa pagpupundar ng base at ng Hukbo sa lalawigan. Sa katunayan, siya ang GP[2] ng SYP[3] na muling ipinakat sa Kanlurang Batangas noong 1997 mula sa pagkakaiwan nito noong 1993. Simula nang mapakat siya rito, hindi na nawalan ng Hukbo sa Kanluran. Malaki ang kanyang papel sa pagpapaputok at pagpapasigla ng mga laban sa tubuhan, niyugan, pondohan, tirahan at demolisyon. Ang maaalab na pakikibakang masa ang siyang naghinang sa relasyon ng Hukbo sa masa, at hanggang ngayon, tinatamasa ng mamamayan ang tagumpay ng mga ito. Isa ito sa naging dahilan sa mabilis na paglakas ng Hukbo mula sa mga unang pagpupundar noong 1974, 1985 hanggang 1993 kung kailan halos malipol ang Hukbo sa distritong nakaluklok ang mga MBK.

Dahil sa kanyang husay, naging bantog ang kanyang pangalan maging sa kaaway. Hinahanap siya ng mga ito, hindi dahil kinagigiliwan nila, ngunit upang hulihin at patayin. Subalit ang totoo, takot din sila kay Ka Jethro na kilalang mahusay na pistolero. Nanginginig din silang marinig ang kanyang tinig na nagbabandila ng

lakas ng rebolusyon sa lalawigan.

Maraming pagtatangka ang kaaway na siluin siya. Pinatay ng mga pasista ang kanyang nakababatang kapatid na si Tenan upang siya'y palutangin. Pinostehan ng mga *intel* ang bahay ng kanyang magulang sa pag-aabang sa kanyang pag-uwi. Ngunit, dahil sa taglay niyang disiplina sa sarili, nabigo ang kaaway na hulihin siya gamit ang kanyang pamilya.

Bigo ang maraming pagtatangka ng kaaway sa buhay ni Ka Jethro dahil lagi siyang inililigtas ng masa. Isang beses, pinaabutan sila noon ng masa na may nakapakat na kaaway sa kanilang daraanan. Dahil dito'y nakaiwas sila sa planong *ambush* ng kaaway. May tatlong beses na rin siyang inabutan ng kaaway sa bahay ng masa dahil sa kanyang iniindang karamdaman, pero lagi siyang inaako ng masa na kamag-anak na siyang nagliligtas sa kanya sa kaaway. Maging sa huling pagkakataon ay masa rin ang nagligtas sa kanya upang makawala sa pasistang kaaway. Gamot, pagkain at mga damit ang agad na inihain sa kanya ng masa at kinupkop siya sa kanilang tahanan, sa kabila ng kanilang pangamba. Kaya nga ang sabi niya sa huling araw ng kanyang buhay, "Ang masa ang tunay na bayani!"

Kaya ganun na lamang ang kanyang pagmamalasakit sa kapakanan ng masa kahit sa pinakamaliliit na bagay. Nang mapalaban sila at bombahin sa kabundukan ng Banoi noong 2017, nasira ang *hose* ng tubig ng masa. Hindi siya pumayag na umalis ang yunit hangga't hindi nagagawa ang linya ng tubig ng masa mula sa bukal.

Marami pang kwento ang mga kasama tungkol sa iyo, Ka Jethro, at tiyak kong kulang ang ilang pahina upang ilahad ang mga ito. Araw-araw kang mabubuhay sa aming alaala, na parang kailan lamang. Hindi sapat ang ilang taon na nakasama ka namin dahil marami ka pang pwedeng maiambag sa pagsulong. Ganunpaman, hindi ito dahilan upang panghinayangan ang maaga mong kamatayan, sapagkat nalubos na ng karanasan ang iyong buhay rebolusyonaryo na pinatunayan mo mula Kanluran at Silangang

Batangas hanggang sa bayan ng Kalayaan. Tulad ka ng mabuting binhi—saan man ihasik ay tiyak na tutubo at lalago. Ang dugo mo na natigis sa lupaing tigib ng kasalatan at mga pasakit ay siya ngayong bukal ng paghihimagsik.

Ang iyong ambag ay magsisilbing diklap na magpapalagablab sa damdamin ng mamamayan. Tulad ng mga bundok ng Pico de Loro, Batulao, Nagueling, Malipunyo hanggang Sierra Madre, na nakasaksi sa iyong kabayanihan, magkakapit-bisig, kailanma'y hindi matitibag. Ang tinig mong umalingawngaw hanggang sa mga pinakasulok ng Batangas ay makapangyarihang tinig na pumukaw sa mamamayan. Tulad ng tubig ng Sierra Madre, hindi mapipigilan ang paghugos ng galit sa iyong pagkamartir. Sasambulat na tulad ng Bulkang Taal ang pagpupuyos upang singilin ang pasistang estado. Hinukay na ng kaaway ang sarili nitong libingan sa walang habas na pamamaslang.

Silang mga berdugo ang dapat magluksa! Dapat silang manginig!

Sa iyong pagpanaw natupad mo ang iyong panata: Ang malagutan ng hininga sa rebolusyon! Sa aming naiwan mo'y walang puwang ang pamimighati. Kahanga-hanga ang iyong buhay, kasama, namatay ka sa bayan ng Kalayaan habang umuusal ka ng kalayaan.

Nagugunita ko ang iyong mukha, punung-puno ng ahitasyon at palaban ang diwang humarap sa kamatayan. Alam mong wala tayong kamatayan sa isip ng mamamayan dahil tayo ang kanilang hukbong hindi matalo-talo. Hayaan mong ihatid ka namin sa buhay na walang hanggan, sa aming puso kung saan hindi ka malilimutan. Habang sa muli'y tinatanggap namin ang iyong hamon—dito na ang lagutan! D

---

*1 CPA - Certified Public Accountant*
*2 GP - grupong pang-organisa*
*3 SYP - Sandatahang Yunit Pampropaganda*

# Lockdown sa Nuevo para sa operasyong militar

NI RA SANTIAGO

Maraming taon na ang nakalipas mula nang huling mabalikan ng mga kasama ang Nuevo.  Ngunit hindi ito naging malaking usapin sa masa na aming dinatnan doon.

Hindi na bago sa mga taga-Nuevo ang makipag-ugnayan at makipagtulungan sa NPA.  Ikinatuwa namin ang mainit na pagtanggap ng masa lalupa't mga bagong henerasyon na kami ng NPA at ang mga kilala nilang mga kasama noon ay martir na o nawala na bago pa man ang IDKP.

Habang pinalalalim at inaaral ang pangkalahatan at partikular na mga usapin sa kabuhayan ng taga-Nuevo, kapiling kami ng masa sa produksyon sa kanilang mga kaingin, abugado at tagapamagitan sa mga usaping hindi malutas ng lokal na barangay, titser ng mga kabataang hindi maunawaan ang *module* ng DepEd at *frontliner* din sa pagpapaliwanag ng Covid-19 at kahalagahan ng bakuna para sa lahat.  At sa gabi, lihim naming tinitipon at pinupulong ang mga grupo ng kabataan, magsasaka, mangingisda, kababaihan at iba pa upang buuin ang pagkakaisa ng Nuevo para sa pagpapaunlad ng kanilang kabuhayan.

Naging mabunga ang aming gawaing masa.  Hindi na namin kailangan pang magsabi at awtomatikong may dala silang mga pagkain at iba pang suporta para sa amin.  Naitatag ang mga rebolusyonaryong samahang masa at naitayo ang sangay ng Partido sa lokalidad.

Gayunman, hindi maiaalis na sa tagal ng pagkawala ng presensya ng mga NPA sa Nuevo, nakapagtanim na rin ng ilang *asset* o masasamang elemento ang AFP at PNP rito.  Sila rin ang mga may rekord ng pagnanakaw, paninindikato at pangangamkam ng lupa sa Nuevo kaya alam ng masa na wala silang ibang dulot kundi perwisyo. Kaya umangkop kami sa ganitong kalagayan.

Isang gabi, lima kaming hukbo na nagdetats upang magpapulong masa at magbigay ng pag-aaral.  Kinabukasan, dalawang kolum ng sundalo't pulis ang naglilibot sa baryo.  Nagdeklara na rin ng *lockdown* sa baryo dahil diumano sa *asymptomatic case* ng Covid-19 sa isang residente rito.  Unang kaso sana ito ng Covid-19 sa baryo ngunit alam namin at ng masa na palabas lamang ito upang bigyang katwiran ang kanilang operasyon.  Mapag-aalaman din naming nasa Maynila ang taong tinutukoy nila.  Kami ang tunay na pakay nila sa baryo.

Sa araw ring iyon, inensirkulo na ng kaaway ang buong baryo. Nagposte rin sila ng mga *checkpoint*.

Nagpalipad na ng *drone* habang umaaligid at nagpipilit pumasok sa bahay na aming tinutuluyan ang mga pulis at sundalo.  Magkakaputukan kung hindi kami agad makakapuslit palabas ng bahay.

Mabilis ang pasa-ulat ng masa at napakataas ng kanilang inisyatiba. Nagbantay ang mga kabataan sa kani-kanilang mga tambayan at bahay para mailigtas kami.  Inihanda nila ang sasakyan namin para makaiwas sa kaaway.

Nabalam pa kami nang isang araw sa isang bahay at pinasok na ito ng pulis



at sundalo. Itinago kami ng masa sa likod ng bahay at naggiit na wala silang alam tungkol sa amin.

Nagtulung-tulong ang masa para mailabas kami sa bahay nang hindi nakikita ng kaaway. Mula sa isang bahay ay uusad kami patungo sa isa pa at iba pa hanggang sa makakonsentra kami sa mga kasama.

Isa sa mga patunay ang operasyong ito sa paggamit ng reaksyunaryong rehimen sa pandemyang Covid-19 upang magsilbi sa gerang mapanupil ni Duterte. Mula sa pagpapataw ng walang syensya at pipitsuging mga parusa sa mga di sumusunod sa *curfew* at *health protocol*, pagkahon sa mamamayan sa gutom at siphayo dahil sa arbitraryong mga *lockdown* at iba pa, ganito umiiral ang bulok na sistema para pagtakpan ang kanilang pagkainutil. At sa halip, sinasamantala pa ang krisis para sa korapsyon at higit na maghasik ng teror.

Sa pangyayaring iyon, higit kong napatunayan na kung mahigpit ang pagkakaisa ng masa at hukbo, magagapi ang mga tusong pakana ng AFP-PNP sa panahon ng pandemya. Sa ilang libong pagkakataon, muli, ipinakita ng masa, na sila at sila lamang, ang tunay na bayani. Kung hindi dahil sa tapang at pagmamahal ng masa sa kanilang hukbo, hindi susulong ang armadong paglaban. D

# Hinggil sa tunay na buhay ng CAFGU

NI KA VICTOR, MULA SA DIKLAP

Alam natin na sa pagdadagdag ni Duterte ng dalawang libong pisong sahod ng CAFGU[1], palatandaan na nahihirapan ang gobyerno sa pagwasak sa New People's Army kaya't gumagawa ito ng mga pamamaraan para magrekrut at mapanatili ang mga pagod na niyang tropa.

Nung nag-CAFGU ako, ginagamit na pangrekrut sa amin ay pananakot. Kapag hindi ka nag-CAFGU pagbibintangan ka ng kung anu-ano; na ikaw ay NPA kaya ayaw mong mag-CAFGU at bubugbugin ka pa. Kaya mayroong mga napilitang mag-CAFGU. Habang yung mga nanindigan na ayaw magparekrut, napilitan na umalis sa baryo. Madami ang umalis noon sa mga baryo.

Pero ngayon, ang isang ginagamit ng gubyerno ay ang nararanasang kahirapan ng mga magsasaka. Kaya maaaring marami ang masilaw sa pagka-CAFGU.

Pero kapag ikaw ay nag-CAFGU, darating ang panahon na para kang sumakay sa butas na bangka.

Ako nga nagsisisi na nag-CAFGU.

Naranasan ko at nakita sa loob, ang kawawang sitwasyon ng mga CAFGU. Utusan lang ang tingin sa 'yo sa loob, hindi ka pwedeng pahara-hara sa mga regular (na sundalo) sa kampo. Yung asawa ng mga CAFGU, liligawan hanggang sa aasawahin din ng mga regular. At kahit tapos ka na ng *training*, gigisingin ka niyan sa gabi lalo kapag lasing ang mga regular at paparusahan ka, hahampasin o bubugbugin.

Nakita ko kahit ang pandarahas at pang-aabuso sa sibilyan. May karanasan ako na manghihingi ng manok ang sundalo sa sibilyan.



Sasabihin nila, “Kung NPA, ang bibilis ninyo… kapag kaming sundalo ayaw niyo magbigay.”

Sasagot agad ako, “*Sarge*, dapat nauunawaan natin na naghihirap sila. ‘Di ba yung isang manok, kapag walang bigas ibebenta nila yan pambili ng bigas, makakaraos na ang kanilang maghapon na pagkain, hihingiin pa ba naman natin?” Hanggang sa itutulak nila ang sibilyan at tatangkaing sasaksakin nila. Inaagaw ko talaga ang sibilyan noon. Ayaw ko na magkaroon ng ganung pangyayari. Hanggang sa kami nang mga CAFGU at regular ang mag-aaway-away sa loob at magkakabarilan sa gubat.

Saan ka nakakita ng regular na nangunguna pa sa pagnanakaw sa baryo, isasama pa ang sibilyan. Uutusan kaming nakawin ang laman ng isang *trailer* at kalasin ang makina nito. Kaya paano masasawata ang pagnanakaw kung mismong mga sundalo ang gumagawa?

Kaya akala ng iba, mababait na ang mga sundalo. Sa aktwal sila ang pasimuno ng mga krimen at sindikato.

May mga karanasan din kami na kukuha ng mga sibilyan at pipirma bilang CAFGU o kaya mga CVO o Civilian Volunteer. Kinokontrata ng mga regular ang mga nirerekrut na maghati sila sa sasahurin ng CAFGU. Kaya ang makikinabang sa dagdag-sahod na yan na ibibigay ni Duterte ay mga matataas na opisyal lang din.

Hindi naman nila yan ikauunlad sa buhay. Akala nila makakaahon sila sa kahirapan.

Kung may niyugan din sila, matutulungan kaya sila ng sundalo na mapaunlad 'yun tulad ng ginagawa ng Hukbo na nagbibigay ng oras para makatuwang sa mga magsasaka sa produksyon nila?

Kawawa ang buhay ng mga CAFGU. Halimbawa, nagretiro na sila sa pagka-CAFGU, wala silang matatangap na pensyon. Kapag namatay ka na sa labanan walang matatanggap na anumang tulong ang pamilya. Kaya ano naman ang gagamitin mo pampalibing? Mga ambagan lang ng mga regular at CAFGU ang ibibigay na pera. Ikayayaman ba yan ng iyong magulang o ng iyong pamilya?

Nung umalis ako sa CAFGU at nagbuhay-sibilyan, binibigyan nila ako ng *cellphone* at gusto nila akong bigyan ng pera at gawing *intel* sa baryo. Kahit dun na lang daw ako sa amin, sa baryo.

Pero tinanggihan ko. Hindi ako pumayag.

Ang sagot ko ay ayoko. Aanhin ko naman ang pera, aanhin ko naman ang pagiging CAFGU. Diyan na ako nanggaling sa ganyang sitwasyon tapos babalik pa ako? Parang pupukpukin ko ang sarili kong ulo. Naramdaman ko na ang sakit ng buhay sa pagiging First Sergeant ng CAFGU.

Kaya tumbasan man nila ang buhay ko na nandito na sa hukbo, kahit magkano, ay hindi ko kayang gawin na ang ganun.

Ang dapat na ipinaglalaban ay katarungan na para sa lahat tulad ng ipinaglalaban natin.

Kaya ako nag-NPA. Masaya na ako dito. Dito ako naging mulat. Dun sa sundalo, ano naman ang ikamumulat ko doon hanggang sa mapasama ka pa dun sa pang-aabuso. Dito naging mulat ako sa mga bagay na mas mahalaga pa sa buhay ko. Naging mulat ako sa mga maling kaisipan at pag-uugali na dapat kong baguhin.

Dito sa Hukbo, di man sumasahod, malaki naman ang naitutulong sa tao. Panghabambuhay at pangkalahatan ang pakinabang. Totoong may hirap, puyat at pagod. Pero nagtutulungan ang lahat. Walang lamangan sa pagitan ng opisyal at mandirigma, takal-takal ang pagkain pero pinasasarap ng pagmamahal ng masa.

Kung may napagtatagumpayan tayo, tulad ng gawaing produksyon na ginagawa ng Hukbo, masaya tayo at ang masa. Natulo ang luha ng masa dahil may naipundar tayo, magagandang pundar. Kahit hindi pera ang ibinibigay natin. Masasabi pa ng masa na "Kahit saan kayo mapunta di ko makakalimutan ang ginawa ninyo."

Ngunit kapag sa sundalo, kapag umalis sila, may tutulo bang luha? Wala. Sasabihin pa ng masa, salamat naman at umalis na ang mga p***ng i**ng 'yan sa barangay.

Kaya sabi ko, hanggang sukdulan na kaya ko, tutuloy ako, kapag di na, saka na lang ako magpapaalam. Hindi totoong pag pumasok ka sa NPA ay hindi ka na makakalabas nang buhay. Kaya masaya ako dito. D

---

*1 CAFGU - Civilian Armed Forces Geographical Unit*

# Medik ng bayan: doktor, propagandista, mandirigma

NI KA ARVHY

Maligayang pagtatapos sa ating lahat! Pataasin ang ating kakayahang medikal at gapiin ang kaaway!" pansarang pananalita ni Ka Ella sa araw ng pagtatapos ng pagsasanay medikal.

Agad siyang sinalubong ng yakap ng isa sa kanilang mga pasyente.

"Ka Ella, salamat sa inyo ng mga kasama at natulungan nyo kami ng aking asawa. Akala ko talaga'y mamamatay siya noong namaga ang kanyang mukha."

"Malaki rin po ang aming pasasalamat sa inyo, Ka Daya! Kung hindi po dahil sa tuwang ng inyong samahan sa baryo, hindi rin po namin matatapos ang aming pagsasanay," tugon ni Ka Ella sabay ngiti.

***

Hindi naging madali ang paglulunsad ng pagsasanay medikal. Kinaharap ng yunit ang pinasinsin na kilos ng kaaway sa eryang pinaglunsaran nito. May mga pagkakataong karatig-baryo lamang nila ang mga sundalong nag-ooperasyon. Maraming pagkakataong kinailangang pansamantalang itigil ang pagsasanay upang makalipat ng pwesto at umiwas sa labanan.

Pinairal nila ang Mobile Medical School. Hindi na sila gumagawa ng malalaking istruktura kaya nakakapagtuloy sa kagyat ang pag-aaral sa teoretikal na bahagi kahit ang iskulhaws nila kung minsan ay lilim lamang ng mayayabong na puno sa mga gubat o kalaan. Mabilis rin nilang nailalapat sa praktika ang mga ito sa pamamagitan ng pagtulong sa mga baryo para magbigay ng serbisyong medikal.

Naging kilusang masa ang pagtataguyod sa pagsasanay medikal mula umpisa hanggang sa matagumpay na pagtatapos nito. Maraming grumadweyt na doktor at medik ng bayan. Katuwang ng

NPA ang masa sa pag-aayos ng mga pangangailangan laluna sa pagtitiyak ng seguridad. Higit itong naging inspirasyon ni Ka Ella para magpakahusay sa pagsasanay at magbigay ng libreng serbisyong medikal sa mamamayan.

Pagkasabik at pagkatuwa ang nararamdaman ng masa kapag nagtuturo sa kanilang mga pamayanan at komunidad ang mga medik ng bayan. Laging handa ang Mobile Medical Clinic para sa pagtugon sa pangangailangan ng masa sa usaping pangkalusugan nang walang pinipiling panahon at oras. Malaking bilang ng mamamayan ang nagbenepisyo sa mga inilunsad na mga *medical mission* sa apat na larangan ng panggagamot: ang *surgery, dentistry,* tradisyunal na medisinang Tsino at ang kanluraning panggagamot.

***

Isang gabi, humahangos na dumating sa himpilan ng mga kasama si Ka Jolo, isa sa mga napakikilos na masa sa baryo. “Mga kasama, tulungan nyo kami! Nabaril ng de bomba ang isang lalaki sa aming baryo. Tinama siya sa panga.”

Agad na naghanda ang mga kasama para itransporma ang iskulhaws tungong *operating room*.

Dumating ang mga kasapi ng milisyang bayan buhat ang duyan kung saan nakahiga si Ka Leo, ang pasyente. Kagyat siyang inasikaso ni Ka Ella kasama ang iba pang mga nagsasanay. Tagumpay nilang inoperahan si Ka Leo.

“Ka Leo, pasalamat po tayo na hindi masyadong malalim ang naging sugat ng bala ng de bomba,” ani Ka Ella.

“Mabilis naman kayong gagaling. Kailangan lang matutunan ng kasama niyo sa bahay kung paano ang tamang paglilinis ng sugat. Tuturuan po namin siya,” dagdag pa ni Ka Ella. Binigyan nila ng *antibiotic* at *pain killer* si Ka Leo at binilinan ng tamang dosis.

Hindi mapatid-patid ang pasasalamat ni Ka Leo at ng mga taumbaryo sa pagresponde ng mga kasama sa kanila.

“Naku, pasensya na kayo sa abala, mga kasama.  Napuyat pa kayo dahil sa amin,” sambit ni Ka Leo.

“Ay wala po ‘yun!  Sino pa bang magtutulungan kundi tayo? S’ya, ingat po kayo sa pag-uwi. ‘Wag kalimutan ang bilin namin sa sugat ha?” sagot ni Ka Ella.

***

Sa proseso ng pagsasanay, naganap ang pagkalat ng pandemyang Covid-19.  Nang matapos ang unang bahagi ng teoretikal na pag-aaral, inilunsad ang isang kumperensyang medikal upang pag-aralan ang sakit na Covid-19 at paano ito sasansalain.  Matapos ito’y pumunta sila sa hanay ng masa at nagsagawa ng kampanyang edukasyon at sanitasyon para makaiwas sa sakit.

Ipinalaganap nila ang ibinalangkas na *health protocol* bilang panimulang hakbangin para di mahawahan ng Covid-19.  Higit na natandaan at kinagiliwan ng masa ang mga hakbanging ito sa nilikhang *jingle* ng mga opisyal medikal.  Sinabayan pa ito ng sayaw ni Ka Alicia.

*Tayo ay lalaban para sa ating bayan*
*Sa virus na Covid-19*
*Serbisyong pangkalusugan*
*Ibigay sa mamamayan*
*Hindi lamang para sa iilan*
*Hindi aatras kung may lockdown man*
*Para sa ating pakikipaglaban*
*Pag-iwas ito ang hakbangin*
*At ang Covid ay pupuksain~*

Masigla ang gawaing medikal at kampanyang kontra-Covid-19 sa pangunguna ng mga medik.  Tumimo sa masa ang paghuhugas ng kamay, pagpapasingaw *(steam inhalation)* at paggawa ng herbal na gamot.  Nalantad sa kanila ang kabulukan ng sistemang pangkalusugan ng reaksyunaryong gubyerno.  Marami sa kanila ang *first time* na makaranas na ma-*check up* at makakita ng doktor/medik.

"Salamat at tinuruan ninyo kaming gumawa ng mga *syrup* na gamot para sa ubo at sipon," ani Ka Dati, isa sa mga lider kababaihan.

"Naku, hindi lamang po pagproseso ng halamang gamot ang nais naming ituro sa inyo kundi pati ang pagbubunot ng ngipin at marami pa!" tugon ni Ka Alicia.

***

Kasabay ng pagpapataas ng kasanayan sa medikal, nagpukaw, nag-organisa at nagpakilos sila ng masa. Naitayo ang mga grupong medikal mula antas baryo hanggang munisipal. Inilunsad nila ang mga praktikal na kurso sa panggagamot sa hanay ng masa upang magamit sa kanilang mga komunidad at samahan hindi lamang sa panahon ng pandemyang Covid-19.

Higit na minahal at niyakap ng masa ang pagtataguyod ng kanilang tunay na tagapagtanggol, ang NPA. Higit nilang naunawaan ang kahalagahan ng pagtatatag ng demokratikong gubyernong bayan at pagsasakatuparan ng mga programa nitong gagamot hindi lamang sa mga sakit kundi pati sa kanser ng lipunan.

***

Naisapraktika din ng mga delegado ang pagiging kombat medik nang manggamot at mag-opera sila sa mga Pulang mandirigmang nasugatan sa labanan.

Sa isang labanan, naranasan nina Ka Ella na mag-abyad ng apat na pasyente habang ang komposisyon ng buong medikal tim sa platun ay limang opisyal medikal na may pagsasanay. Medyo mabigat itong hamon para sa kanila. Dalawa rito ang tinutukang pasyente ni Ka Ella. Unang beses nyang magkaroon ng *gunshot wound* (GSW) *patient*, sina Ka Demi at Ka Abi.

Tinama sa tiyan si Ka Demi. Pumasok ang bala sa harapan at lumabas sa likod. Hindi bumulwak ang bituka ni Ka Demi ngunit



matindi ang pagdurugo nito.  Samantala, kalapit lamang ni Ka Ella si Ka Abi nang tamaan ito ng bala sa panga.  Hindi na makapagsalita si Abi sa lala ng sugat at pagdurugo.

Binalikan ni Ka Ella ang mga natutunan niya sa Basic Life Support.  Sa kagyat, kailangang ampatin ang pagdurugo ng GSW para hindi maubusan ng dugo ang pasyente at kabitan kaagad ito ng swero upang mapalitan ang mga likidong nawala sa katawan. Ito ang ginawa niya sa dalawa niyang pasyente.

Sa gitna ng putukan, dinala nina Ka Ella ang mga sugatan sa itinakdang *clinic area* sa panahon ng labanan.  Bagamat kabado at tensyonado, nanaig ang kanilang diwa na isalba ang buhay ng mga pasyente gaano man kadelikado ang sitwasyon.  Aktibong nagkokonsultahan ang mga opisyal medikal at mahusay rin silang nakipagkoordina sa kumand para irehistro ang kanilang mga

pangangailangan tulad ng taong maaaring umasiste sa mga medik at mismong pasyente.

Ibinibigay nila ang *first aid* habang labanan at kahit umaatras. Habang nagkakabit ng swero kay Ka Abi, niliparan sila ng helikopter sa ibabaw at inistraping. Ramdam nila ang pagyanig ng lupa. Mabilis lamang silang kumubli sa isang *cut* at doon itinuloy ang pagkakabit ng swero. Matapos lagyan ng gasa at *elastic bandage* ang mga GSW, kagyat nilang ikinabit ang mga nakahanda nang swero. Nanginginig ang kanilang mga kamay dala ng kaba habang nagtutusok ng swero. Gayunman, ikinakalma ng mga medikal ang kanilang sarili. Nakakatulong sa kanila ang paghinga nang malalim para maging malinaw ang pag-iisip at makapokus sa panggagamot.

***

Patuloy na itinataas ng mga medik ng bayan ang kani-kanilang kakayanan sa pamamagitan ng konsistenteng pag-aaral at praktika. Tuluy-tuloy ang kanilang serbisyong medikal sa masa. Nagbabahaginan sila ng mga aral at paglalagom sa mga kinaharap na kaso. Ito ang kanilang panata at sinumpaang tungkulin sa pagsusulong ng digmang bayan hanggang sa tagumpay. D

# Bakit pinatay ng mga berdugo si Chai?

NI KA CALIB



Lumaki si Ana Mariz Lemita-Evangelista o Chai sa kanyang mga kaibigan at kapamilya, sa Nasugbu, Batangas kung saan may pakikibakang magsasaka para sa lupa laban sa isang malaking burgesyang kumprador. Nagmula siya sa isang pamilyang magsasaka, panganay sa limang magkakapatid at tumatayo na ring pangatlong magulang.

Mabait, masipag, matalino, maaalalahanin at maalaga sa kanyang mga kapatid—yan ang likas na katangian ni Chai. Bata pa lang ay mulat na sya sa mga suliranin ng lipunan, kung sino ang inaapi at sino ang nang-aapi. Kinagisnan niyang lider-magsasaka ang kanyang mga magulang sa kanilang baryo.

Mahirap ang buhay nina Chai kaya't huminto siya ng dalawang taon sa pag-aaral nang makapagtapos ng *high school.* Paraan niya

rin ito para bigyang luwag ang pamilya sa pagpasan sa pang-araw-araw na gastusin. Nakapag-aral na lamang siyang muli nang may nag-*sponsor* ng kanyang pag-eeskwela. Pumasok siya sa isang *state university* malapit sa kanilang baryo. Kalauna'y nag-*transfer* siya sa Cavite State University (CavSU) at kumuha ng kursong Operational Management.

Habang nag-aaral, sumali siya sa organisasyon ng mga kabataan. Kabilang siya mga nagtatag ng organisasyon ng mga kabataan-estudyante sa kanilang pamantasan. Pinamunuan niya ang alyansang Kilos Na! sa CavSU na lumahok sa 2013 Million People March Against Pork Barrel.

Nagtapos siya ng kolehiyo noong 2014. Nang lumalim ang kanyang pag-unawa sa pambansa-demokratikong pakikibaka, buong panahon na siyang kumilos at nag-organisa sa hanay ng mga magsasaka.

Nakilala ni Chai si Ariel, ang kanyang magiging kabiyak, habang nag-oorganisa ng mga magsasaka. Itinuring nang sariling anak ni Chai ang anak ni Ariel sa unang asawa nito. Nang magpakasal, tuluy-tuloy pa rin sila sa pagtulong sa kapwa at paglahok sa mga pagkilos ng mamamayan.

Mula 2017, hindi na sila tinantanan ng panliligalig ng mga militar. Pilit silang pinasusuko at sinasampahan ng mga gawa-gawang kaso. Tumindi ang pandarahas sa kanila nang pumutok ang laban sa pagtatayo ng *fish cages* sa kanilang lugar. Tutol ang mga residente sa *fish cage* kung saan magku-*culture* ng semilya ng mga isdang lapu-lapu at samaral. Makakaapekto ito sa mga pangisdaan at kabuhayan ng mga residente dahil ookupahin nito ang halos buong *coastal area* ng barangay. Dito nanghuhuli ang maliliit na mangingisda at nagdadaong ng kanilang mga bangka. Naging maingay ang pagtutol at panawagan ng mga residente. Nagkaroon ng pagpapapirma ng petisyon at serye ng dayalogo sa Sangguniang Bayan upang tutulan ang naturang proyekto.

Naging *secretary* si Chai ng samahan ng mga residente. Isa siya sa nag-aayos ng mga dokumento at nakikipag-ugnayan sa iba pang mga grupong makakalikasan. Nagtagumpay silang patigilin at tutulan ang pagtatayo ng *fish cage.*

Mahigpit na katuwang si Chai ng mga magsasaka sa pag-aayos ng mga kaso sa lupa. Aktibo siya sa pagdalo sa mga aktibidad ng mga taong simbahan sa kanilang bayan na kumukondena sa paglabag sa karapatang tao sa panahon ng malawakang pagpatay ng rehimeng US-Duterte.

Marso 2021, sa isang pulong sa mga sundalo at pulis, nagbitiw si Duterte ng hibang na utos na *"Kill! Kill! Kill!"* o patayin ang lahat ng makikita nilang NPA. Makalipas ang ilang araw, Marso 7 ng madaling araw, pinaslang si Chai at Ariel.

Mula sa *cottage* na tinutulugan ng kanilang pamilya, ginising ng mga yabag ng mga pulis ang mag-asawa. Kinuha at itinali ang kanilang mga kamay at paa. Binuhat at kinaladkad palabas ng *cottage* habang nagsisigaw at humihingi ng tulong si Chai. Walang makalapit kina Chai dahil sa dami ng pwersa ng kaaway. Hinaharangan ang sinumang gustong tumulong sa mag-asawa.

Dinala ang mag-asawa sa bahay ng lola ni Chai. Ginising ang noo'y natutulog niyang tiyuhin at pinalabas ng bahay. Pinaluhod ang mga biktima habang patuloy pa rin sa paghiyaw at paghingi ng tulong si Chai. Mula sa labas ng bahay, dinig na dinig ng kanyang kapatid na bunso at kanyang pinsan ang mga sigaw ni Chai at ungol ni Ariel dahil sa pambubugbog na nararanasan mula sa mga pasista.

Umalingawngaw ang mga putok ng baril. Napakaraming putok. Kasabay ng tigil ng putok ng baril ang pagtahimik ni Chai. Wala nang boses na narinig mula sa loob ng bahay. Makalipas ang ilang oras, kasabay ng pagliliwanag ng paligid, inilabas ang dalawang bangkay na nakabalot sa duguang kumot na puti. Napakawalang konsensyang nagpapalabas pa ang mga berdugo na dadalhin ang mga labi sa ospital para isalba ngunit sa totoo, isinakay na nila ang mga ito sa *mobile* ng pulis tungong punerarya.

Doon nakita ng mga kaanak ang dalawa na malalamig nang bangkay at paga ang buong katawan. Hindi na halos makilala ang mga ito dahil sa dami ng tama ng bala. Napakapait nitong tanggapin para sa kanilang pamilya.

Napakahayop at brutal ng mga pasistang pumatay kina Chai at Ariel. Pinatay nila ang mag-asawang Chai at Ariel kasabay ng pito pa—sila ang mga biktima sa tinaguriang Bloody Sunday Massacre ng Marso 7, 2021. Pinatay sila dahil sa kanilang paglaban sa mga gahaman at pagnanais na baguhin ang lipunan. Malalim ang kanilang adhikaing ipanganak ang lipunang malaya at tunay na payapa. Ito ang sinupil ng reaksyunaryong estado nang walang habas nilang paslangin ang mabubuting taong ito.

Sa pagkamartir nina Chai (28 taong gulang), Ariel (26 taong gulang) at pito pang mga bayani ng sambayanan, namumuhi ang rebolusyonaryong mamamayan sa terorismo ng estado. Hindi titigil ang rebolusyonaryong kilusan hangga't hindi nagagawaran ng hustisya at hindi naparurusahan ang mga walang-awang mamamatay-tao. D

# Manggagawa, Pulang mandirigma: Buhay at pakikibaka ni Rommel "Ka Totoy" Aguado

Aabot na nang dalawang taon matapos bawian ng buhay si Rommel "Ka Totoy" Aguado sa kamay ng mga pasistang militar. Tinapos nito nang maaga ang halos dalawang taong paglilingkod niya sa malawak na mamamayan sa kanayunan bilang Pulang mandirigma.

Nananatiling sariwa ang alalala ng mga nakasama niya sa pakikibaka bilang manggagawang kontraktwal, unyonista at maging bilang Pulang mandirigma. Puno ng mga aral at kwento ang kanyang mga kasama sa kanyang kasigasigan.

Buhat ng Labunao sa probinsya ng Iloilo, ipinanganak si Ka Totoy noong Setyembre 10, 1989, pang-apat sa anim na magkakapatid mula sa uring magsasaka. Sa murang edad na 12 taong gulang, namatay na ang kanyang ina.

Tulad ng milyun-milyong manggagawa, nakipagsapalaran sa lungsod si Ka Totoy para sa hinahangad na magandang buhay para sa kanyang pamilya. Tulad din ng milyun-milyong manggagawa, naramdaman agad ni Ka Totoy ang dayukdok na pamumuhay na nakakubabaw sa malaganap na malapyudalismo: kahit na nakatuntong siya sa kolehiyo, napilitan siyang tumigil sa pag-aaral dahil sa kakapusan sa pinansya.



Sa pagsisikap na magdala ng dagdag na salapi para sa kanyang pamilya, nakarating siya ng probinsya ng Laguna at nakipagsapalaran bilang manggagawa. Nakakuha siya ng trabaho sa isang pagawaan sa loob ng engklabo—ngunit bilang kontraktwal.

Naging biktima siya ng mababa at 'di-nakabubuhay na sahod at mga dikta ng neoliberal na globalisasyon tulad ng *no union, no strike policy.* Ngunit hindi naging hadlang ang mga ito sa pagtatayo ng kanilang unyon ng mga kontraktwal.

Nang hindi kilalanin ang kanilang unyon at hindi kinikilala ang kanilang panawagan para sa regularisasyon, nagpasya na silang iputok ang welga noong 2016. Matagumpay nilang natigil ang produksyon sa loob ng matagal na panahon, kahit na nasa loob pa man ito ng engklabong nagmistulang kulungan nila sa araw-araw.

Nasaksihan ng mga manggagawa maging sa labas ng kanilang pagawaan na kayang-kayang itayo ang welga sa loob ng isang sonang industriyal—na siya ngayong nagsilbing Pulang bandila ng manggagawa. Ang kanilang matagumpay na welga ang naging inspirasyon pa ng mga sumunod na pagkilos at pagbangon ng mga manggagawa sa loob ng kanilang engklabo.

Sa loob ng unang dalawang buwan ng welga, naitindig ng kanilang unyon ang welga at napanatili ang tigil na produksyon sa pagawaan. Naging susi ang pagtangan ni Ka Totoy sa pang-araw-araw na gawaing pagpapanatili sa piketlayn at pagtanggol nito laban sa mga pulis, militar at maging mga *goons* ng kapitalista.

Sa kanilang araw-araw na mga gawain, naging lugar ang pabrika at ang kalapit nitong mga komunidad sa mga talakayan hinggil sa kalagayan ng mga manggagawa; kung bakit hindi magbabago sa loob ng isang marahas na sistema ang kanilang kalagayan at kung bakit kinakailangan ng isang marahas na rebolusyon para agawin ang kapangyarihang pampulitika mula sa mga malalaking kapitalistang tulad ng may-ari ng kanilang kumpanya.

Dahil danas ang pinakamalulupit na kondisyon sa paggawa dulot ng kapitalistang pagsasamantala, niyakap nina Ka Totoy ang pangangailangan sa demokratikong rebolusyon nang husto.

Isang araw, nagpasya ang mga kasamahan ni Ka Totoy na sumampa sa Bagong Hukbong Bayan.  Hindi pa man siya kasapi ng Partido, daglian niya ring pinili ang pagtangan ng armas. Lubos na nalugod ang kanyang mga kasamahan kaya't agad na isinaayos ang kanilang pagsampa sa Hukbo.

Ayon sa kanya, dati pa lamang ay danas na niya ang kabulukan ng naghaharing sistemang malakolonyal at malapyudal.  Bawat araw na nakikinig siya sa balita ay kinamuhian na niya ang abang kalagayan ng ka-manggagawa at ang kagyat na pangangailangan ng solusyon.  Sa proseso ng kanyang pakikibaka, layon niyang ihanda ang kanyang sarili sa paglilingkod at pamumuno sa demokratikong rebolusyon.

"Gusto ko pang mapaunlad ang sarili para mapalaganap ang paglaban, at ibahagi ang aking buhay para sa ipinaglalaban ng ating mga kasama at sambayanan," sabi ni Ka Totoy sa kanyang rebolusyonaryong talambuhay.

Magmula nang araw na siya'y nagpasya, nanatili siya bilang Pulang mandirigma hanggang sa kanyang 'di-inaasahang pagkamatay.

Tahimik at malambing ngunit masikhay sa gawain at magiliw sa harap ng masa — ito ang karaniwang masasabi ng mga kasama hinggil kay Ka Totoy. Ngunit hindi ito pagpapasubali sa kanyang rebolusyonaryong tatag at kahandaang sintigas ng bakal, na kanyang naipamalas hanggang sa huling hininga. D

# RECORDER NI KA TOTOY

Noong nasa Hangganang QBZ pa siya, may kakatawang karanasan sa unang gaod nya sa gawaing masa.

Pagkatapos ng isang largahan, naging aral sa pagtatasa nila na huwag nang magtatala sa *notebook* sa harapan ng masa kapag nagsasagawa ng panlipunang pagsisiyasat...



# Dahil ako ay Komunista at walang naniniwala sa akin

(UNANG BAHAGI)

NI AXEL PINPIN

May marka ng botang pangkombat,
malalim.
Alam mong may parating na lagim.
Parang pako
na iminamartilyo ang ulan,
kasabay ng hangin.
Nawawasak ang mga kaingin.

May ugong ng makinang pandigma
sa himpapawid.
Alam mong sasapit ang ligalig
Parang ulan
na pumapatak ang bala
kasabay ng bomba.
Pinunit nito ang tahimik.

Kung may magtatanong
kanino mo ito narinig,
huwag mong sasabihin
na sa akin nanggaling
dahil ako ay Komunista
at walang naniniwala sa akin.

Hayaan mong sa nabuwal
na mga puno,
sa nagtakbuhang kalabaw.
Sa nabulabog na lawin at uwak –
sa kanila nga,
at sa mga pulang pinta
na may tandang panamdam,

sa mga dasal ng pagtutol
nila maramdaman.

May pandemyang kumakalat
na parang bulung-bulongan,
hindi masawata.
Gamot ay paghihigpit
at hindi pag-iingat.
Dulo ng baril ang kinatatakutan
at hindi ang heringgilya ng lunas.

May kronikong sakit
ang malalakas na bayan, malala.
Nakakalalin sa mga kolonya
at malakolonya.
Dinadalahit hanggang maghingalo
ang mga estado,
at sa kanilang libingan
ang pantabon
ay ang inagrabyadong mamamayan.

Kung may magtatanong
kanino mo ito narinig,
huwag mong sasabihin
na sa akin nanggaling
dahil ako ay Komunista
at walang naniniwala sa akin.

Hayaan mong sa kabataan ng Myanmar
na dumagsa sa kalye para hamunin
ang paghaharing militar,
sa mamamayan ng Rusya
na hindi kayang kutibtibin
ng lamig ang apoy ng dugo
laban kay Putin,

sa Itim na taumbayan ng Amerika
na kinatawan ng pagpapahalaga
sa buhay, na ang mas mahalaga
pala ay ang uri bago ang kulay,

sa mga menor de edad ng Hongkong,
sa kanilang payong at molotob,
diyan nila maramdaman
ang sama-ng-loob ng sansinukob.

Kapatid, kung tanungin ka
kanino mo ito narinig,
sino ang maysabi?
Ay hindi ito sa akin galing
dahil ako ay Komunista
at walang naniniwala sa akin.

May pangitain ng pagbalikwas
na hindi madaling makalimutan
ng mga Heneral.
Parang martsa ng pulang hantik
na nag-iipon ng makakain sa tag-ulan.

Hayaan mong sa pagbabanta ng pagbangon,
maliliit na pagtitipon
na nagiging pag-aalsa —
diyan nga,
sa pag-awit ng kalayaan,
na ang koro ay himagsik
sa saliw at ritmo ng
alingawngaw ng mga punglo,
diyan nila maramdaman.

Hayaan mong sa matinis na tinig,
na manunulay sa balat
na magpapatindig ng balahibo,

at tumagos sa dibib,
papunta sa puso.
Diyan nga,
pumipintig.
At makikitang nakaukit
na parang lapida —
nakasulat ang salitang kalayaan,
diyan nila matunghayan.

Kaibigan, kung may magtatanong
kanino mo ito nalaman,
huwag mong sasabihin
na ako ang nagsalaysay
dahil ako ay komunista
at walang naniniwala sa akin.

Iyan ang wika,
bukambibig ng mga sinungaling. *D*

# Dahil ako ay Komunista at walang naniniwala sa akin

(IKALAWANG BAHAGI)

NI AXEL PINPIN

May bulung-bulongan
sa *showbiz column* ng AFP
na itong sikat na taartits,
maganda, *sweet love*,
at isa pang sikat
na Darnang lumilipad,
at isa pang reyna ng kagandahan

ay suporter ng Kaliwa
at mahilig sa *red, hindi yellow*.

Hindi na binigyang pagkakataong
magpaliwanag kung bakit pula
at hindi *grey* ang *fave color* niya.

Binantaan sila ni Direk,
ng *producer* na Heneral
na balak din yatang mag-artista
na pagbabayaran nila ng mahal,
balang araw.

Kung kanino mo ito nalaman
at narinig, *you don't hear it from me.*
Dahil ako ay Komunista
at walang naniniwala sa akin.

May tsismis-tsimisan
sa *press corp* opis ng AFP,
na itong si Tetch, si Inday at si Icy
ay mga bayarang propagandista,

miyembro ng *propaganda machine*
ng Kaliwa, pula rin daw
ang gamit na *ballpen* sa pagsusulat
ng balita, laging naka-*red font*
at may *exclamation point*
sa dulo ng pangungusap.

PUEDE, yan ang sabi, pwede
silang kasuhan kapag napatunayan
na sumusuporta sa Kaliwa.

Kung kanino mo ito nalaman
at narinig, huwag mong sasabihing
sa akin, *coz I am a Commie*
*and nobody believes me.*

Tsumichika ang mga *macho*
sa *military academy* ng AFP
na itong pambansang unibersidad
na may monumentong lawit ang titi,
at katalikurang iskul ng mga pari
at isa pang iskwelahan sa Taft
at Morayta at España
ay *recruitment ground*
ang mga *playground* at *underground*
ng mga gusali ng konseho ng mag-aaral —
nagrerekrut sila ng *fighter* ng —
Ooops hindi puwedeng sabihin.
Pero ibinuyangyang na ito ni Ely Buendia
noon pang dekada nobenta
na gusto niyang sumali ng —
Hey! Hey!
Tu-mi-wa-lag.

Kung kanino mo ito nalaman
at narinig, *you don't hear it from me*
dahil ako ay Komunista
at sa aki'y walang naniniwala.

May mga lasing sa Intel opis ng AFP,
*room J2* at *J7*.
Ang pulutan ay nilutong malutong
na *chicharon* ng listahan
ng mga pangalan ng mga nagrebelde
na namatay at nasa bilangguan.
Sumawsaw ang mga heneral,
lahat ay gustong makatikim.

Pinagtatawanan nila itong *spokesman*
dahil sa paglalakad sa halip na lumilipad.
Paano, tinamaan ng *sniper's fire*
ang Black Hawk,
*downed*, na bagung-bago.

May inalpasang aso ang AFP.
Nabang-aw. Kumakahol. Tumatahol.
Tumatakin Bumabatok. Uma-aw-aaw.
Umaalulong sa mga tibak, oposisyon,
doktor, pari, artista, abugado,
kahit tambay lang na nagago
na nakaisip magsuot ng *red shirt*
na may nakakuyom na kamao,
o Che Guevara *icon logo,*
at maging sa iyo.

*So far,* 'la den namang nangyare,
Heneral anyare? Mauubusan ka rin
ng *red* Pylox, at ang basyo
sa ulo mo ipupukpok.

Kung kanino mo ito nalaman
at narinig, huwag mong sasabihing
sa akin, *coz I am a Commie*
*and nobody believes me.*

Hayaan mong kumalampag
ang mga ingay sa *noise barrage*
ng estudyante, at *honk-honk*
at *beep-beep* ng tsuper,
bayaan mong magpingkian
ang takip ng kaldero at sandok
ng mga maralita,
ang dagundong ng tunog sa kampanaryo
ng kampanerong kuba.
Kapag narinig mo na ang nais sabihin
ng api na hindi maibuka ng kanilang labi.

Kung kanino mo ito narinig?
*You don't hear it from me.*
Komunista ako
at walang dapat maniwala sa akin,
iyan ang sabi ng mga sinungaling. D

# Bungarngar sa sukal

NI KA HUNTER



Nagkalat ka
sa buong paligid
Sa pastuhan, parang, at bukid
Na pilit man nilang bunutin at
ubusin
Uusbong kang muli sa lupang inangkin

Iyong ininda ang lapnos ng Mayo
Iyong hinarap ang habagat ng Agosto
At tiniis ang Amihan ng Disyembre
Tulad ng matatayog na puno ng Molave

Narinig mo ang marahang kaluskos ng gerilya
Saksi ka sa bawat pagpatak ng dugo at luha
At iyong nadama ang huling hininga
Ng mga martir ng matagalang digma

Ika'y umindayog sa himig ng punglo
Ika'y umibig sa lagablab ng libong sulo
Sa kaibuturan ng bulnerable mong istruktura
Matatanaw ang kapangahasan sa pakikibaka

Ikaw ay bungarngar sa sukal
Na sa lawad ay nagpapakapal
Kayo ay bungarngar sa sukal
Na kanlungan at nagkukubli sa Bagong Hukbong Bayan

# May araw rin kayo

NI KA ROSIE




May araw ring darating
hustisya ng api'y hahalili
papalit sa sistema ninyong tagibang,
mapaniil at di mapanuri

May araw rin kayong
mga berdugo't salarin
sa inutang ninyong dugo
amin kayong pagbabayarin

May araw rin kayong
mapagkanulo’t mga taksil
ang bayang inyong tinalikdan
sa inyo’y sisingil nang mahal

Pakatandaan nyong araw nami’y sasapit
sasambulat ang aming poot at galit
kaming mga naulila’t nawalan
ngayo’y armas na rin ang tangan

Sa araw na iyon aming titiyakin
sa laksa ninyong sala kayo’y lilitisin
timbangan ng hustisya’y kikiling
sa masang aping ‘di na magpapaalipin

Sa araw na iyon, sa inyo rin babalik
ang talim ng punyal at punglo
na pinakawalan nyo rin ang siyang
tatarak at wawasak sa inyong dibdib. D

# Dear Digong (Walang forever)

NI KA JANI, MULA SA KALATAS




Anong kapangyarihan ng buktot mong mga kataga?
Tumatagos ba sa kaibuturan ang iyong mga paratang?
Maaari mong ulit-ulitin hanggang magmukhang totoo
Hinabi mong kasinungalingan sa telebisyo't peryodiko

Ano itong kalokohang tinatatakang terorista
kaming nag-uukilkil sa mga reaksyunaryong ahensya?
Ano itong kagaguhang kaliwa't kanang arestuhan?
Hindi ba't kayo ang dapat iharap sa hukuman?

Puu-puong libong kasong iisa ang iskripto
"Nanlaban", kwarenta y singko, nakatanim, awtomatiko!
Sa gera kontra-droga, ito na'ng sirang plaka ninyo
Hanggang sa palpak na *lockdown*, ito pa rin ang paborito?

Putang ina doon at putang ina dito!
Harurot-kambyo ang nguso ng putang inang pangulo!

Mapanindak, 'nagbibiro' ang palusot ng sanggano
Ilalagay pa sa pedestal ng de susing loro

Brutalidad, impyunidad, tigmak-sa-dugo mong kamay
Korapsyon, pangungutang, istadistikang nilabusaw
Hurisdiksyon sa lehislatura, ehekutibo't hudikatura
Baka pati trono sa impyerno, nais mong agawin pa!

Galit ka raw kuno sa dinastiya't oligarko
Walang kinikilingan kundi mga pantasya mo't luho
Serbisyong totoo sa mga kroni at katoto
Bayad-utang pala sa mga higanteng negosyante't sindikato

"Ikukulong ko kayo! Papatayin ko kayo!"
Pulos ka pagbabanta, hari ng pasismo!
Iyong mga utos tinutupad ng sundalo't pulis mo
Kaya't internasyunal na komunidad ay iyo nang kritiko

Wala nang naniniwala sa'yong mga buladas at drama
Umaalingasaw ka na't hubad na ang iyong maskara
Huwag nang mag-asam pa't taumbaya'y sukang-suka na
Wala nang susunod na termino sa pangulong isinasakdal na!

Habang kami'y sinisikil, higit pa kaming sisigaw
Katotohana'y nakatatak sa aming mga latay at hiyaw
Sinisingil ka namin sa sala mong walang kapatawaran!
Kinitil mo sa'yong palad, mga inosenteng buhay, winakasan!

Manginig ka, Digong! 'pagkat narito na ang husga!
Sambayana'y nagbabangon, tumutugon nang laksa
Humanda ka nang lumagpak sa bitag mong nilikha
Ibabagsak ng nag-aarmas na inapi't dinusta!

# FMO at lockdown, masahol pa sa bagyo

NI KA NATHAN




*Focused Military Operations* at *lockdown*!
Ano ba ang mga ito?
Ito ba'y nakakatulong o nakakaperwisyo?
O operasyong isinusuka ng mga tao?

Dinaig mga delubyong Tisoy at Ursula
Operasyon ng sundalo't pulis, tunay na nananalasa
Higit pa sa kalamidad, pasakit sa magsasaka
Dahil kanilang produkto'y di makuha-kuha.

Lansones, durian at rambutan
Tanging mga produktong kanilang inaasahan
Ngunit dahil sa masinsing operasyon sa kabundukan
Produktong kakarampot, mabubulok na lang!

Masa'y pinagbabawalan ng mga pasista
Na umahon sa bundok at magbungkal ng lupa
Gutom ang kapalit 'wag lamang makulata
At mapaghinalaang NPA rin sila.

Mga magsasakang nabubuhay sa prutasan,
Ngayong pandemya, ayuda ang kahilingan
Masa'y baon sa utang, mamamatay sa kagutuman
Dahil sa FMO at *lockdown* ng berdugong gahaman.

Tanging panawagan: FMO at *lockdown* ay tutulan!
Baya'y magkaisa at lumaban
Halina't lumahok sa digmang bayan
Wakasan pang-aapi't pagsasamantala sa mamamayan! D

# Muling sasabog ang bulkan!

NI ADEL SERAFIN




Kumukulo, kumukulo,
Nagngangalit, nag-aalimpuyo.
Ang mga naipong init at tensyon,
Sa ilalim ng lupa'y nagku-komosyon.

Sumambulat, nanggulat,
Panghihilakbot, pagkasindak—
Hindi na napigilan pa,
Galit nitong sunud-sunod ibinuga…

Ngunit hindi pa natapos ang silakbo,
Panibagong unos ang namumuo.
Silang halos tabunan ng abo,
Makailang ulit pang sa dusa'y isinugbo.

Napalayas na ng kalikasan,
Hinubaran pa ng mga gahaman.
Pinagkaitan na ng karapatan,
Tinanggalan pang ganap ng tirahan.

Ni kabayo nila't baka ay ayaw ipasilip,
Lupang tinubuan lubos nang ipinagkait.
*No Human Settlement* ang inyong husga,
Isinangkalan ang bulkan sa inyong pakana.

Siniksik nang pilit sa relokasyon,
Pinatakam, pinaasam sa mumong donasyon.
Ninakaw niyo pa ang pondong para sa kanila,
Wala ni awa kayong itinira!

Hangad ninyong mapasakamay yaman ng Bulkan,
Hindi para sa tao, laan lang sa dayuhan.
*Hot spring resort, spa* at Disneyland:
Walang hanggan ang taglay ninyong kasakiman.

Abangan ninyo at panuorin,
Nagbabaga na ang kanilang mga damdamin.
Nagpupuyos na ang kanilang diwa,
Ang kanilang galit, nagbabadya nang umalagwa.

Matakot kayo sa muling pagsabog,
Dadagundong ang malakas na paghuhulagpos.
Magbabangon mula sa abo ang inyong mga biktima
Manginig kayo sa kanilang pagragasa! *D*

# Kumusta, Ka Vic?

NI KA JORGE



Rebolusyonaryong pagbati, mahal na kasama!
Kumusta ka?
Paumanhin kung ngayon lang muling gumawa ng obra
Na ninanais sanang iyong mabasa.

Hindi ko alam kung ano ang pakiramdam
Na kapiling ang malamig na rehas
Pero alam ko kung paano nagiging malamig na bangkay
ang bawat masang walang awang kinikitlan ng buhay ng
reaksyunaryong gobyerno.

Hindi ko alam kung anong kalagayan mo
Kumakain ka pa kaya nang maayos?
O tulad ka ng mamamayang nagugutom
At kumakalam ang sikmura sa bawat lumilipas na minuto?

Hindi ko alam kung nakakatulog ka nang maayos,
Kung may sapin kang karton o nakahiga lamang sa semento,
Ngunit alam kong alam mo,
Na marami ring masang walang bubong ni silungan.

Parang kailan lang
Nang una akong lumikha ng tula para sa'yo
Noong nagdesisyon kang ilaan ang buhay mo para sa armadong pakikibaka
Doon kita hinangaan
Sa determinasyon, sa tapang at kahandaan
Na suungin ang masalimuot na landas ng makauring pakikipaglaban.

Kaya ipiniit ka't sinagkaang makibaka
Kapiling ang malamig na rehas simula umaga,
tanghali, hapon, gabi hanggang muling sumungaw ang liwanag ng araw sa silangan.
Ganunpaman tiwala ako, naghihintay
Dahil alam kong darating ang panahon
Na madarama ko ang init ng iyong kamay
Sa muli nating pagdadaupang-palad.

Habang nariyan ka'y higpitan lang ang kapit, kasama
Tiwala akong nagpapatuloy ka't bitbit ang ating mga adhika
Balang araw, mahahawakan mong muli ang naiwan mong sandata
Lahat ng ito'y para sa tagumpay ng rebolusyonaryong pakikibaka.

*Para sa kasamang detenidong pulitikal na nakapiit mula 2019.* D

# Pinunong "Pantas at Hambog"

NI KA TRISTAN




Mahilig siyang mambuladas
Animo'y manok, putak nang putak
Walang ginawa kundi mangutya
Sa kanyang kalabang di naman nasindak

Ang kanyang kayabangan, walang binatbat
Hambog at mapang-alipusta sa kanyang kapwa
Na di nahiya sa kanyang ginagawa
Laban sa mamamayang dukha at kawawa

Sino nga ba itong pangulong pasista,
Tuta ng imperyalista at utak terorista

Sagad sa buto ang pagiging berdugo
Libu-libong buhay ang kanyang binuwal
Sa kanyang mala-Hitler na pagpaslang

Walang pakundangang pagwasak sa kabahayan,
Ari-arian at kagalingan ng mamamayan,
Kaya't mamamayan ngayon sa kanya'y lumalaban
Mapa-armado man at legal na larangan

Di siya uurungan ng mga anakpawis na palaban
Kahit sa kapatagan at kabundukan,
Eskwelahan at pagawaan,
At sa lahat ng sulok ng kapuluan.

Sino nga ba itong kinamumuhian ng sambayanan?
"DUTERTE" ang kanyang pangalan
Walang patutunguhan ang kanyang kayabangan
Kundi sa pagbagsak ng kanyang kaharian

Hindi papayagan ng sinumang mamamayan
Na magpatuloy ang kanyang karahasan
Ibabagsak siya ng sambayanan,
Itatapon sa basurahan ng kasaysayan! D

# Artista at manunulat

NI RA SANTIAGO

Malaya ka't nangungusap
Humahaplos ng damdamin
Inihahayag ang dapat sabihin
Matapang at mapanghimagsik

Lumilikha nang walang hangganan
Iniuukit sa kasaysayan ang katotohanan
'Di nahahangganan ng anumang banta
Tungkuli'y mahigpit na pinanghahawakan

Binabagtas alinmang sukal
Kinakatas alin ang totoo
Isinasanib sa pluma't pinsel
Kabuluhan ng bawat kwento

Sa bawat lapat ng lapis
Matiyagang iguguhit ang mga kurba
Liko't sikot ng buhay ng dukha
Inaapi't sinasamantala



Bawat tuldok at kudlit
Buntong-hininga, paghikbi
Mga hiyaw ng pinipiit
Isusulat mong pilit

Lalapatan mo ng tono
Tugma, ritmo at tiyempo
Pag-uugnayin ang hiwa-hiwalay
Makauring himig ng paglaban

Malawak na entablado
Lansangan, pabrika, kabundukan, parang, aplaya
Yumayabong, nagpapanibago
Saanman may pakikibaka

Ang mga kwento ng paglaya
Ang pagniniig ng mga ideya
Mula sa masa tungo sa masa
Ang prinsipyo ng sining ng digma.

Sa lahat ng obra
Ibandila ang mensahe ng paglaban ng uring api! D

# Kayo pa ang terorista?

NI KEVIN CEDRICK "KA LUCIO" CASTRO, MULA SA KALATAS




kayong inilulubog sa kumunoy ng kahirapan
nag-aalburuto na ang sikmura dulot ng kagutuman
ang iniinom ay latak na tira ng mayayaman
pinipilit ng sistemang yakapin ang kasalatan
kayo na nga ang kinakawawa
kayo pa ang terorista?

kayong naghahangad lamang ng magandang kinabukasan
minumutawi sa labi ang kabuluhan ng kalayaan
ibinabandera sa lansangan ang batayang karapatan
isinusulong ang kapakanan ng aping sambayanan
kayo na nga ang puno ng pag-asa
kayo pa ang terorista?

kayong kumakalinga sa pinagsasamantalahan
mga magsasaka'y tinatanggap sa loob ng tahanan
mga katutubo'y kinakanlong ng buong pamantasan
mga manggagawa'y sinasamahan sa piketlayn ng paglaban
kayo na nga ang umaaruga
kayo pa ang terorista?

kayong pinatitikim ng latay ng karahasan
tinotortyur habang pinagtatawanan ng estadong kawatan
dinaranas ang impyerno sa kamay ng kasundaluhan
hinuhukayan na ng berdugo ng sa iyo'y paglilibingan
kayo na nga ang pinapatay
kayo pa ang terorista?

kayong ang buhay na nagisnan ay maluwag na tinalikdan
nagpunyaging maging gerilyang binabaka ang kamatayan
naghaharing-uri'y kinatakutan ang sandatang hinawakan
na yayanig sa kaharian ng tiranikong kinasusuklaman
kayo ay 'di pangkaraniwan
sa mata ng masa, kayo'y hindi terorista! D

# Red alert

NI KA TOBIAS, MULA SA KALATAS

Lagi kaming naghahanda sa pagtataas ng alerto
Lalo ngayong masinsin ang FMO at RCSPO
Kakambal nito'y panganib, kasuno ng mga marirok[1]
Konting sablay lang, baka maunahan ng putok

"Kasama, sa kabilang sapa, naroon ang kaaway!"
Pak ap lahat sa *packbag*, pakat agad at bantay
Handa ang baril at amopots, 'wag lilikha ng ingay
Talasan ang isip at pandama, kumubli at maghintay

"Babaklas na tayo, humanda sa paglakad"
Mariing atas ng CO[2] bago maya-maya'y sasakad
Nakahanay na ang tropa, ang tres, nariyan na
Sabay bulong sa kabadi, "napinaw ko ang 'yong parka"

Mga bapa at mga bayi, mag-aalala't manunugsog
Taklis ang itak, dala'ng buyugan, mag-aalam kahit sa ilog
Mag-uulat, 'di maglulubay, maghahanda pa ng hapunan
Ihahatid ang kanilang hukbo hanggang sa paroroonan

Habang ang mga berdugo, magpapagod doon at dito
Mananatiling bulag, bingi at lalamunin ng siphayo
Hangga't kanlong kami ng masa, 'di sila makaiisa
Pagdating ng tamang tiyempo, humanda naman sila!

O *red alert*, tunay ngang sa gawain ay abala
Ngunit nagpapaalaalang kami'y mga gerilya
Anumang oras, asahang labana'y laging nakaamba
'Pagkat ang sinusuong natin, matagalang digma.



---

*1 marirok - sundalo sa salitang Mangyan*
*2 CO - commanding officer*

# Rehimentadong pagkilos

NI KA KEW

UNA,
Gising nang maaga, puyat man sa taliba
Pikit ma'y pak-ap na, ang OD[1] nariyan na
*Exercise* pa, kahit kalamna'y masakit na
Lalaban pa sa arnis, suntok at sipa

IKALAWA,
LitNum—maghati ka, pambudget sa kusina
Basa, talakayan, kay Zhu De humalaw ng taktika
Balitaan pa, eko-pul-mil suriin na
Kurso, pagsasanay—lahat ay inaral na

IKATLO,
Kahoy habang nasa rekon at bantay
Gulay matapos ang prod[2] at langoy
Magluto man mula umaga hanggang gabi
Hahakot ng konsumo't mangingilaw pa rin

IKAAPAT,
Sipag, tiyaga, sinop ang puhunan
Dagdagan pa ng pamat[3] ng kapursigehan
Kondukta ng opisyal nagiging huwaran
Umaangat sa mandirigmang kasanayan

IKALIMA,
Ibayong magpursige't sumulong
Liberalismo't suhetibismo'y iwasan
Mabibigat na bagahe dapat bawasan
Nang tayo'y umigpaw nang hakbang-hakbang.

*Mula sa isang larangan sa Sierra Madre.* D

---

1 *OD - officer of the day*
2 *prod - pinaikli para sa gawaing produksyon*
3 *pamat - pinaikli para sa pamatnugutan*

# Sobra ka na!

NI KA ROSIE




Sobra ka na!
Nagpakabundat ka't nilamon angkin kong kayamanan
pati ang mga latak 'di mo pa pinatawad?

Sobra ka na!
Piniga mo na nga lahat kong pinaghirapan
ngayon pati isinubo ko na'y ipinaluluwa mo pa?

Sobra ka na!
Inagaw mo na'ng lahat ng amin
pinalalayas mo pa sa sariling lupain?

Sobra ka na!
Binomba mo na'ng lahat na ipinundar
pinupulbos mo pa'ng tanging natira?

Sobra ka na!
pinaslang mo'y puong libo't pinadanak ang dugo
ngayo'y pumopostura kang walang bahid at santo?

Sobra ka na!
sa pagkaganid mo sa kapangyarihan
isinadlak mo ang daigdig sa impyerno't kawalan?

ngayon kami ang palaboy sa sariling bakuran
ngayon kami ang ulila sa sariling tahanan
ngayon kami ang dayuhan sa sarili naming bayan

Kaya magtago ka't tinutugis ka na
ng lahat mong inagawan, ninakawa't inulila

Sa iyo ngayo'y naghihintay
libingan mo'ng ikaw rin ang humukay

Sa kabaong mong sa dugo at pawis ko inihulma
nakasisiguro akong hustung-husto ka na! D

# Tagu-taguan

NI KA YVES




Tagu-taguan
Maliwanag ang buwan
Bantayan ang likod
Mag-alerto sa harap
Pagbilang kong tatlo
Humanda sa pagbira!

Isa,
Nariyan na ang target!
Dalawa,
Pasa handa mga kasama!
Tatlo,
BANG! Durugin ang kaaway!

Tagu-taguan
Maliwanag ang buwan
Bitagin ang kaaway
sa gerilyang labanan

Tambangan ang mga tuta ng pasistang gahaman
Pagod nilang tropa ay ambusin
Mga riple at kagamita'y samsamin
Kakayahan nilang lumaban, tanggalin

At ang kasukdulan ng taguan at habulan
Manginginig sa takot ang mga gahaman
sa harap ng nag-aarmas na mamamayan
hudyat ng pagpula ng silangan! D

# Bawat paalam

NI KEVIN CEDRICK "KA LUCIO" CASTRO



ang bawat paalam
ay may makabuluhang kapihan,
kaunting iyaka't paalalahanan
at mahihigpit na pakikipagkamayan.

makabuluhang kapihan
sinasaliwan ng awit ng tagumpay
ahitadong mga talumpati
hinggil sa pagpapabagsak sa kaharian
ng mga nagdudunung-dunungan
ng mga nagdidiyus-diyosan
ng tatlong salot ng lipunan.

kaunting iyaka't paalalahanan
ng mga magkakasamang
tanggap ang kahirapan
at hindi takot sa kamatayan.
ang pagdaloy ng mga luha'y
hindi dahil sa kalungkutan
kundi sa poot sa kaaway
gawa ito ng nasaksihang
pananakit ng *goons* na bayaran
pananalasa ng malupit na militar
pamamaslang ng berdugo't kriminal
sa mga sibilyang
ang tanging kasalana'y
ipaglaban ang karapatan,
at mabuhay nang may dangal.

mahigpit na pakikipagkamayan
ng mga mandirigmang
pursigidong gampanan
ang mga gawaing nakahanay.
hindi magsasawang
kantahin sa pamayanan
ang mga saliw ng himagsikan
upang itaas ang kapasyahang
mapabagsak ang ganid sa kapangyarihan.
walang kapagurang ilalaban
ang mga sandatang
dudurog sa kaaway
upang makamit ang katarungan.

ang bawat kapihan
ang bawat iyakan
at bawat kamayan
ay bahagi ng tagumpay
na ating pagsasaluhan
sa muli nating pagkikita. D

# Kasama, sa iyong pagkabuwal

NI KA ORYANG

Sa iyong pagkabuwal, kasama
papatak ang libong luha
didilig ito sa lupang magpapayabong
sa binhing lumago kasama mo

Sa iyong pagkabuwal, kasama
babaha ang parangal at pagdakila sa iyo
papalisin ng aming mga awit at tula
aming panghihinayang sayong pagkawala

Sa iyong pagkabuwal, kasama
kukuyom ang aming mga kamao
dadagundong na parang kulog aming mga sigaw
maglalagablab sa kanayunan apoy ng paglaban

Asahan mong kahit nabuwal ka na, kasama
muling bubuhayin iyong ambag at alaala
ng puno-ng-determinasyon naming pamamanata
sa iyo at sa bayan, para kamtin ang kalayaan.

*Para kay Kap. Froilan "Kawing" Reyes at sa mga martir ng San Antonio, Kalayaan, Laguna noong 2020.* D

# Hindi mapapalis sa gunita

NI KA YUAN



Hindi mapapalis sa gunita
Ang lahat ng alaalang kasama ka
Habang naglilingkod sa mahal nating masa
At habang dinudurog ang mga pasista

Hindi man tayo nabigyan ng pagkakataon
Na magkasama nang matagal pang panahon
Nauna ka mang malagutan ng hininga
At magbuwis ng kaisa-isang buhay para sa masa
Patunay lang na hanggang sa huli
Ay nananatili ang wagas mong pagsinta,
Hindi lang para sa akin bilang iyong asawa
Kundi para sa malawak na masa
Na nagmahal sa ating mga Hukbo bilang kanilang kapamilya

Sadyang masalimuot ang rebolusyon
Sadyang maraming hamon
Tulad ng tuluyan nating paghihiwalay
Na dumating na nga nang mag-alay ka na ng iyong buhay
Habang ako ay narito,
Patuloy na hinahamon ang sarili na magpatuloy
Hinihigpitan ang hawak sa sandata na iyong naiwan

Alam ko kung gaano kahalaga sa iyo ang ating rebolusyonaryong gawain
Alam ko ang lalim ng iyong paggampan at dedikasyon
Na hindi bastang paggampan lamang
Kundi paggampan na buong puso
Ialay man ang iyong buhay.

Huwag kang mag-alala, mahal na kasama
Dahil ang lahat ng iyong naiwan
Higit lalo ang laban na iyong sinimulan
Ay aking pahahalagahan at ipagpapatuloy.

Baon ko ang iyong gunita sa pagsusulong hanggang tagumpay ng ating digma!

*Alay kay Elmar "Ka Jorel" Murillo na namartir noong May 31, 2020.* D

# Kaarawan

NI ADEL SERAFIN

Kaytagal naming inasam
Ang pagsapit ng iyong ika-18 taong kaarawan
Kaytagal mo ring inabangan
Hindi lamang ang araw ng iyong kapanganakan
Bagkus ang araw ng iyong pagsumpa
Sa harap ng Pulang bandila
Na may karet at maso sa gitna
At ang pagiging ganap mong mandirigma…
Kaya't ano'ng galak ang dala
nang sa wakas, maranasan mo ang maipaghanda
sa gitna ng isang burul-burulan,
sa bayan mong tinubuan
Ika mo nga'y di mo malilimutan
ang simpleng programa ng pagdiriwang
pinasarap pang higit ng sopas na pinagsaluhan…

Mula sa simpleng binatilyong kumakanta
ng 'bahay namin laging ginigiba'
matapos makaranas ng pananalasa
ng demolisyong sa inyong buhay ay sumalanta,
namulat ka at naorganisa
kumilos at nagsikhay sa gawaing pangkultura
hanggang sa unti-unting lumalalim ang iyong pag-unawa
at sa bata mong isip ay magagap ang halaga,
kawastuhan at pangangailangan ng armadong pakikibaka…

Hindi sagka ang iyong kabataan sa pagpapasya,
Na buong-panahong kumilos bilang organisador ng masa
Naging pandayan ito ng ibayo mong pag-unlad
Pagkatuto't pagpapakatatag
Hanggang sa ganap nang sumampa
At ang sarili'y iambag…

Bata ka lamang sa gulang, Ka Samuel
Subalit sa iyong praktika ay mahusay na naipakita
Ang pagtangan at pagsasabuhay
Sa rebolusyonaryong patakaran at disiplina…
Kaya nga't sa tuwina ay aktibo kang nagpupuna
Sa tuwing makikita mong naglulubay ang ibang kasama…

Madalas ay nakakaramdam ka ng lumbay,
dahil sa takot at agam-agam na bumalatay
sa baryo mong matinding hinagupit ng kaaway…
ngunit maiisip mong dapat kang magpakatatag
at ipakitang tangan mo sa kabila ng iyong edad
ang diwang magpunyagi sa gitna ng sakripisyo't hirap…

Madalas ay pangiti-ngiti ka lang,
Tahimik ngunit may kasiglahang taglay…
Subalit sa likod ng simple mong mga ngiti
Ang kahirapang dinanas mo sa iyong paglaki…
ang mag-aruga sa kaliliitang kapatid
habang ang iyong ama't ina ay abala sa dagat at bukid…

Masunurin at responsableng bata,
kung ilalarawan ka sa baryo mong pinagmulan
mga katangiang madadala mo sa loob ng hukbong bayan,
mga katangiang ipapamalas
hanggang sa ikaw ay maipadala sa ibang larangan…

Mula sa isang batang may simpleng pangarap,
Na maipaghanda man lang sa araw ng kanyang pagkapanganak…
Yumao ka't sumulong bilang magiting na anak ng bayan
At napadpad sa isang lupain kung saan ang mga kapwa mo kabataan
Ay di rin nakaranas magdiwang ng kaarawan
At ang iba'y ni hindi alam kung ilan taon na ang kanilang gulang…
Mabilis mo silang nakapalagayang-loob,
Mga kabataang tulad mo ay sa rebolusyon na mahihinog

Ang isip at diwa'y mapapanday ng pakikihamok,
Upang ibagsak at wasakin ang lipunang bulok...

At sa dakila mong pag-aalay ng buhay,
Tangan namin ang inspirasyong ibayong magsikhay,
Ang buhay mong iniambag ay panibagong muog na idadagdag
Sa patas ng bagong lipunang ating itatatag
Isang lipunang makatarungan at sagana,
Kung saan hindi na lamang pangarap ang pagkaing ihahanda...
At ang mga petsa at araw ay mawawalang halaga,
Kung itutumbas sa buhay mong inialay
Tungo sa tagumpay ng armadong pakikibaka!

*Alay kay Aldrin 'Ka Samuel' Gamil ng Sitio Balacbacan, Laiya Aplaya.* D

# Oda sa mga kabataang martir ng rebolusyon

NI KA ROSIE

Isinilang ka sa panahong dapithapo'y ninakaw
Nakagapos ang laya, pinto ng liwanag, nakapinid

Ngunit 'di ka napigil sa pagsuong sa hamon
Humayo ka sa masa, iniwan ang
pagkamakasarili, bitbit ang prinsipyo

Humihiyaw ang iyong makauring poot
Binigyang tinig (mo) ang mga api sa bawat
pinakawalang (mong)
punglo

Tumindig kang buong
giting sa unahan ng
paglaban
Nag-aral, nag-alam,
namuno't gumabay

Matatag mong hinarap
anumang sakripisyo
Nanindigan, nanatili't
humawak nang mahigpit

Nabuwal kang maaga sa
igting ng pakikitunggali
Agad kang nahimlay sa
imortalidad









Hindi mo man masisilayan ang bukang-liwayway
Nangangako ito ng sanlaksang katiyakan
Walang masasayang sa iyong ipinagpatuloy
Kasama, sa huli, atin ang tagumpay!

*Para kina Jay Ar "Ka Sander" Mercado, Mervin "Ka Wally" Malucon, Elmar "Ka Jorel/Gino" Morillo, Romar "Ka Pado" Orosa at Ervin "Ka Julian" Celis na namartir sa gitna ng kanilang kasibulan at kasiglahan.* D

# Pag-asa ng bayan

NI KA YVES



Binansagan ka nilang pag-asa ng bayan
Niyakap mo ito't tumungo sa kabundukan
Binagtas mo ang daan na puno ng kahirapan
Sinundan ang yapak ng mga bayani ng kasaysayan

Marami'ng tumutol sa iyong "kapusukan"
Dali-dali ka nilang hinabol upang pangaralan
'Pagkat sa kanilang katwiran ang karukhaan
ay 'di kayang maibsan ng armas na 'yong tangan
"Kung magsusumikap ka sa ibang paraan
Matatalo mo rin ang sumpa ng kahirapan"

Tugon mo sa kanilang tanong at alinlangan
"Hindi ito kapusukan, kundi rebolusyonaryong paninindigan"

Sa iyong kabataan, nagpamalas ka ng karunungan
Walang pag-iimbot na naglingkod sa sambayanan

Hinamon mo ang mga paham, balikan ang kasaysayan!
Tumbukin ang ugat ng masalimuot na kahirapan
Ipinakita mong hindi kapalaran ang kagutuman
At anakpawis ang lumikha ng yaman ng lipunan
Rebolusyonaryong dahas ang kailangan
Tatlong salot, wakasan! Armas ay tanganan!

Pinalaya ang sarili mula sa tanikala ng kamangmangan
Nakibahagi ka sa pagpanday ng isang lipunang makatarungan
Tapat ka sa makasaysayang adhikain at paninindigan
Ibinuwis ang kaisa-isa mong buhay para sa lupang sinilangan

Itinuro mong ang sukatan ng buhay na makabuluhan
Gaano man kaikli, ay pag-aalay nito sa bayan
Dakila mong sakripisyo'y tutularan ng maraming kabataan
Hanggang tagumpay ika'y pararangalan
Dahil iyong pinatunayan—
Kabataan, pag-asa ka ng bayan!

*Alay para sa mga kabataang martir na sina Justine Ella "Ka Star/ Pia" Vargas, Queenie Loricel "Ka Monica/Kira" Daraman, Josephine "Ka Ella" Lapira at iba pang kabataang nagbuwis ng buhay para sa rebolusyon.* D

# Luksampati para sa mga kasama

NI TRESTALA

Noong una, nakapag-isip ako
ng mga pira-pirasong linya
para gunitain ang inyong alaala,
upang kayo'y dakilain at kilalanin
nilang hindi nakadaupang palad —
ngunit mahirap magsulat habang nagluluksa.

Papadaluyin ko muna sandali
ang aking pluma, habang
hinihintay ang pagdating
ng mga gunita. Hayaang
dalhin ako ng inyong alaala
sa dakong umaagos ang mga taludturan.

Noong madaling araw ng Linggong iyon,
kasabay ng pagdanak ng dugo
ang paglukob ng lagim
nang humandusay ang inyong mga katawan
nang walang awang kinitil ang inyong buhay
at parang hayop kayong pinagkaitan ng dangal.

Nabahiran ang puting sahig
ng inyong dugong bumulwak,
habang mayroon pang ibang
kinaladkad mula sa malamig na semento
at sa dagat at dalampasigan
na kanilang ipinagtanggol nang kay tagal.

Labis ang sakit sa aking puso
Nang magtanghali nanikip ang aking lalamunan
hindi dahil sa nakatagong tinik
kundi sa pagsusubi ng mga hikbi

ang krusada para sa hustisya
ay paglaban para manatili ang inyong alaala.
Ayokong malugmok sa paghihinagpis,
at mabulid sa paglimot o pagkasiphayo
Kaya't magsusulat pa ako.

Magsusulat pa ako tungkol sa inyo.
Tungkol sa pakikibakang niyakap ninyo.
Marami kaming magbabahagi at mananawagan
Hindi kami magpapahadlang
sa mga mapanlansi at mapaniil
Huhugos kami sa mga lansangan
Papupulahin ang mga kanayunan
Ipapagpapatuloy ang inyong simulain
Mga berdugo'y pagbabayarin
Hustisya, kalayaan, demokrasya'y kakamtin!

*Alay sa siyam na aktibistang biktima ng Bloody Sunday Massacre noong Marso 7, 2021 na sina Emmanuel Asuncion, Ariel Evangelista, Chai Lemita-Evangelista, Mark Bacasno, Melvin Dasigao, Abner Mendoza, Edwar Mendoza, Puroy Dela Cruz at Randy Dela Cruz.* D

# Tangis ng Paragua

NI KA ELLA





Binabayo ng malalakas na bagyo ang mga gubat
Pinsala ang layunin ng bawat sipol ng hangin
Tahimik na kinukubli ng makapal na hamog
Nakatanaw sa Matalingahan ang nag-iisang Puyos

Limang pulang binhing nagsusumikap yumabong
Ibinuwal ng walang awang baha at unos
Pulang lupa ng katimuga'y naiwa't ginahasa
Ng mga higanteng makina ng plantasyon at mina

Hindi naglulubay ng tingin ang mga gulod
Habang binababagyo'y lalong tumatatag ang taraw
Kanlong ng mga yapos ng sanga-sangang ilog na naghahamog
Kailanma'y di ito mahihibas—bawat daan ng bagyo'y
    papalawak, papalalim
Nagtitiyak sa hustisya at muling pagbabalik
Sa minamahal na pulang lupa
    ng bulubunduking Timog ng Paragua

*Alay kina Bonifacio "Ka Nato/Boywan/Eboy/Abuan" Magramo, Andrea "Ka Naya" Rosal, Noli "Ka Selnon" Siasico, Rona Jane "Ka Lemon" Manalo at Jay-ar "Ka RG" Sento — ang Palawan 5. Pinaslang sila ng estado noong ika-3 ng Setyembre, 2020 sa Brgy. Mainit, Brooke's Point, Palawan.* D

# Si Mario, Si Ka Jethro at ang karaniwang tao

NI ADEL SERAFIN

Si Mario, mabuting anak, mabait na kaeskwela.
Mahusay na kaibigan, taong-simbahan,
Masunuring mamamayan.
Matulungin sa kapwa,
May likas na puso para sa maralita...

Mamumulat si Mario sa pagsasamantala.
Makikita ang lagim at bagsik ng diktadura.
Mauunawaan na hindi patas ang lipunan,
na sa labas ng kanilang simple at masayang tahanan
Ang sambayanan ay lugmok sa labis na kahirapan...

Hahanapin niya ang kaganapan sa turo ng simbahan,
Ang tunay na kabuluhan ng paglilingkod sa bayan.
Matutuklasan niya ito sa piling ng mga aba,
sa mga kabataang hindi makapag-aral dahil walang pera
sa mga magsasakang nabuhay at namatay na lang sa lupang hindi kanila
sa mga manggagawang inugat na't inuban sa mga pabrika
na sa huli'y ang matitikman lang ay karampot na barya.

SI Mario ay sasama sa laksang tao,
sasanib sa libu-libong naghahangad ng pagbabago.
Hanggang isang araw ay mawawala si Mario
Namulat, naging rebolusyonaryo
at isisilang si Ka Jethro.

Si Ka Jethro, na minahal ng masa.
Hinahanap-hanap sa tuwina ang makausap siya at makasama,
mapa-masang idedemolis o pinapalayas ng maylupa.
Kahit ang walang maisaing o namumroblema sa puso,
Si Ka Jethro ang hanap para sa gabay at pagpapayo.

Palibhasa'y nabuhay siyang kasama nila,
kumain at nagkape sa iisang mesa,
humiga at nagpahinga sa gigiray-giray na kama…
Kasama nilang tumawa sa karanasang masasaya,
kasama nilang naghinagpis sa pang-aaping labis-labis,
kasama nilang naghimagsik sa kawalang katarungan ng sistema
kasama nilang nagbuo ng pagkakaisa,
kasama nilang nagtanggol, nagpunyagi upang tagumpay ay
matamasa.

Si Ka Jethro, napakabuting tao,
Sa kanila, siya ang minamahal na hukbo,
Anak, Kuya, Tito, Lolo.
Hindi sila naiiba sa kanya, hindi siya naiiba sa kanila.
Sa buhay nila ay kanyang nilikha
ang espasyong hindi na kailanman mawawala.

Mula sa kanyang paliwanag at matiyagang pagtuturo,
ang karaniwang tao ay magpapasyang sumampa sa hukbo.
gabi-gabi ay mag-iipon sa kanyang munting kubo,
magbabahagi ng karanasang buhay, makikipanood ng mga bidyo
at makikinig sa kanyang mainit at masiglang mga kuro-kuro.

Lagi siyang may oras para sa kanila,
'Pagkat para sa kanya, bawat masa o kasama ay mahalaga.
Anumang ginagawa ay pansamantalang ititigil,
upang bigyang puwang ang kasamang sa kanya'y nagigiliw.
Hindi padadaig sa magdamagan,
walang ubos ang kwentuhan at makabuluhang talakayan.
Ibabahagi ang mga aral at karanasan,
mula pagpupundar hanggang pagbuo ng larangan,
mula nang mga base ay maitayo't lumikha ng kasaysayan.

Sa tuwina ay punum-puno siya ng enerhiya,
sa pagtatalakay laging masigla,
karaniwa'y may aksyon at karate pang kasama.

Taglay niya ang nakakahawang entusyasmo,
ang ahitasyon upang kumilos
at dedikasyong magpakatatag at magpatuloy.

Anumang krisis ang kanyang pinagdaanan,
hirap, panganib at sakripisyo ay matiyagang nilagpasan.
Pinaslang man ng pasistang kaaway ang kanyang kapatid,
Nanindigan siya at hindi kailanman natigatig.
Dito na siya inuban at tinamaan ng sakit,
ngunit hindi nabago ni gahibla ang kanyang tindig.
Niyakap niya at minahal ang Partido at hukbo,
ang pakikibaka ng masang api, itinaguyod nang buung-buo.
Dito na ang lagutan, ika nga niya,
madalas na sambitin at pinatunayan hanggang sa kanyang huling hininga!

Dakilang kasama, minahal, iginalang, kinilala
ng bawat masa at kasama,
sa puso't isip nila ay di kailanman mawawala.
Hindi kayang burahin ng buhong na kaaway
ang kabuluhan ng buhay na kanyang inialay,
magsisilbing apoy na lalagablab sa kalunsaran at kanayunan,
magsisindi't lalaganap sa paparami pang larangan,
hanggang sa tagumpay ng demokratikong rebolusyong bayan!

*Alay kay Mario "Ka Jethro" Caraig, isang ulirang komunista at magiting na rebolusyonaryo na namartir noong Agosto 8, 2020 sa San Antonio, Kalayaan, Laguna.* D

# Para sa iyo, isang rebolusyonaryong martir

NI KA MARCH



Ikaw kasama ay tila isang buwan
Nagbibigay liwanag sa mga nadidiliman,
At mga naliligaw ng landas at nagkakamali ng daan
Sa tanglaw mo, aming natuklasan
ano ang dapat, ano ang tamang paraan
sa pag-igpaw sa mga sulirani't kahirapan

Taglay mo ang ningning ng rebolusyonaryong diwa
mula sa pagkilos sa lungsod
niyakap mo ang armadong pakikibaka
at minahal ang masang magsasaka

Kaya kasama, hindi ka lang pala katulad ng buwan
Tulad ka rin ng bituin at ng araw
Nagsisilbing liwanag
sa pang-araw-araw naming buhay at pakikibaka

Mananatili ka sa aming puso't isipan
dahil kasingbigat ng kabundukan ng Sierra Madre
ang iyong pag-aalay ng buhay
upang paglingkuran ang sambayanan.

*Alay kay Noel "Ka Cely/Ka Bai" Levanta na namartir sa isang labanan noong March 28, 2020 sa Puray, Rodriquez, Rizal.* D

# Panandaliang pamamaalam

NI KA ABRAHAM



Sandaling iglap ang iyong paglisan
Sa isang kisap ika'y hinatulan
Ninakaw nila ang dati mong sigla
Pati ang iyong ngiti at mga tawa
Sandaling panahon lamang kasama
Lalaksa ang rebolusyonaryong hustisya

Sinuong mo ang lahat ng paghihirap
Anumang sakripisyo'y iyong hinarap
Ubos kaya kang nagsumikap
Para sa masang mahigpit mong niyakap

Kinanlong mo ang mga biktima ng karahasan
Pinalaya mo ang mga bilanggo ng kagutuman
Inakay mo ang musmos sa landas ng karunungan
At itinaguyod ang makauring pag-ibig sa armadong paglaban

Sa pagtigil ng iyong paghinga
Ika'y mananatiling alaala
Ipagbubunyi ka kasama
Ng mga manggagawa't magsasaka

Paalam kasama sa iyong pag-alis
Pangakong wawakasan na ang pagtangis
Paalam sa iyong paglisan
Pangakong magpapatuloy ang himagsikan

Dahil ang hapdi ng iyong pamamaalam
Ay hindi pamalagian ngunit panandalian
Lahat ng paghihinagpis at pangungulila
Malaon ay maglalaho at titila
Maghihilom ang sugat ng kapanglawan
Sapagkat ito'y panandaliang pamamaalam lamang

Sa sabayang martsa ng Pulang hukbo
Itatanghal ang diwa ng proletaryo
Muling sisibol ang binhi na iyong ipinunla
At sisilay sa bukang-liwayway ang pag-asa
Sa pagdampi ng gintong silahis sa lupa na iyong ipinaglaban
Titingala ang iyong bayan at sisigaw "Isulong ang Digmang Bayan!"

*Alay kay Queenie Loricel "Ka Kira" Daraman na namartir sa isang labanan sa So. Buscad, Brgy. Tuban, Sablayan, Occidental Mindoro noong 2021.* D

# Susuko o lalaban?

NG PULANG BANDILA-LDGC-NPA MINDORO

Lakandiwa:
Isang taas kamaong pagbati ang aking alay.
Sa mga kasama at masa na ngayo'y nagpupugay.
Marapatin nga'y atin nang bubuksan.
Ang isang napapanahong talakayan,
Tinatatawag ding, balagtasan.

Ngayon ating ilahad ang suliranin.
ng mamamayan at lipunan natin.
Pagpapasuko ng kaaway paano haharapin?
Ano ang ating tindig, tamang hakbangin?

Aking ipinakikilala ang mga delegado.
Ngayo'y tinatawagan sa entablado.
Sa panig ng kanan ay ang Naguguluhang Masa
Nag-iisip na sumuko nang buhay ay mapreserba.
Sa aking kaliwa nama'y ang Naliliwanagang Masa
Naniniwalang sa pagsuko lalong napapahamak sila.

Ating tunghayan ang kanilang tagisan.
Ngayo'y binubuksan na ang ating balagtasan.

Naguguluhang masa:
Sa aking pagtingin ay walang masama.
Pagpapalinis lang ng pangalan ang aking adhika.
Ang nais ko lang naman ay buhay na tahimik
Kapiling ang pamilya, malayo sa ligalig.

Naliliwanagang masa:
Kriminal lang ang nagpapalinis ng pangalan
Ikaw nama'y mabuti't marangal na mamamayan.
Sa tingin mo ba ika'y patatahimikin,

Ng mga kaaway matapos kang pasukuin?
Hindi magiging maayos ang iyong kalagayan.
‘Pagkat ikaw ay tiyak na babalik-balikan.
Kalayaan mo ba iyong matatawag?
Kung karapatan mo’y patuloy na nilalabag?

Lakandiwa:
Narinig natin ang bawat panig
Tunay na ang isyu ay nakaliligalig
Muli nating sukatin ang kanilang katwiran
Pakinggan natin ang kanilang paninindigan

Naguguluhang masa:
Anuman ang iyong sabihin,
Wala na akong kayang gawin.
Wala na rin akong ibang makitang paraan.
Kundi paglilinis ng aking pangalan.
Dahil kung hindi, ako’y lalong pag-iinitan.
Ng mababangis na sundalong utusan ng gahaman.

Naliliwanagang masa:
Yun naman pala at alam mo na ang kaaway ay mababangis.
Ngunit bakit sa kabila nito’y pagsuko ang iyong nais?
Kaya’t humanda ka rin na sa CAFGU rekrutin
Sa ayaw mo’t sa gusto, ika’y pipilitin

Naguguluhang masa:
Normal na buhay ang gusto ko
Kaya ako’y susugal at susuko.
Buo na ang aking pasya.
Kaya pasensya na talaga.

Nalilinawang masa:
Normal?
Matatawag bang normal ang kalagayan mo?
Kung hawak ka sa leeg ng pasistang sundalo?
Kung patuloy kang magiging alipin at mamaliitin?

Mananahimik at patuloy na tatakutin?
At ‘pag wala nang silbi ay tiyak na papaslangin?
Aagawan ng lupa at papalayasin?
Bundok na pag-aari mo’y miminahin, wawasakin
Yan ba ang normal na buhay na gusto mong kamtin?

Naguguluhang masa:
Hindi!
Hindi ganun ang hangad kong buhay.
Hindi ko rin gustong alipinin ng kaaway.
At paslangin kapag wala na akong pakinabang.
Nais ko lang ng mapayapang buhay.
Malayo sa kanilang mga pasistang kamay.
Ako ngayo’y walang trabaho, walang lupa
Walang makain ang aking pamilya
Ang ibibigay ng sundalong barya ay papatusin ko na
At ituturing na naming malaking biyaya

Naliliwanagang Masa:
Ang matatanggap mo’y barya
Habang kinukurakot ng sundalo’y milyon na
Programang E-CLIP, Balik-Loob at Suko-Baril
Kalauna’y yan din ang sa iyo’y sisingil

Lakandiwa:
Nagbabaga na nga ang ating entablado.
Sa palitan ng diskurso
ng ating mga delegado.
May patutunguhan nga ba ang pagsuko?

Naliliwanagang masa:
Walang kahihinatnan ang pagsuko sa kaaway ng mamamayan.
Kapalit ng barya at huwad na kalayaan.
Dapat tayong matutong manindigan,
sa ating dakilang ipinaglalaban.
Dapat pangalagaan ang rebolusyon at sambayanan,
paglingkuran ang masa hanggang katapusan.

May isang libo't isang paraan para iwasan ang sundalo
Malawak ang kabundukan, pwede rito magtago
Ang operasyon naman ay huhupa rin panigurado.
Kailangan lang na organisado ang buong baryo.

Naguguluhang masa:
Oo nga't malawak ang kabundukan.
Ngunit tiyak ka bang hindi sila roon daraan?
'Di ba't gubat nga ngayon ang kanilang pinupuntahan,
kapag ang mga kasama'y kanilang pinag-iinitan?
Kaya bakit ko pipiliing pumunta sa kagubatan?
Kung ang dulot naman nito'y kapahamakan?

Naliliwanagang masa:
Mabuti naman at nabanggit mo ang mga kasama.
Kung ayaw sa gubat pumunta,
Bakit hindi na lang kaya sumapi sa kanila?
Doon ay mas mapapabuti ka,
Maipagtatanggol ang sarili at ang masa.
Gamit ang ating mga sandata.
Tahakin ang landas tungo sa kalayaan.
Magrebolusyon at yakapin ang Bagong Hukbong Bayan!

Naguguluhang masa:
Hindi pa ako handa sa iyong mungkahi.
Meron akong asawa't anak kaya't hindi ko kayang sumapi.
Paano na sila kung ako'y maghuhukbo?
Kaligtasan nila ang inaalala ko

Naliliwanagang masa:
Kung ganun nga,
kailan ka pa magiging handa?
Ako'y may asawa't anak din, may pamilya.
Pero ako'y narito para sa kanilang paglaya.
Hindi para talikuran sila at iwan nang tuluyan
Kundi para sa kapakanan ng magsasaka,
sa pagtatanggol ng aking sarili,

at sa kinabukasan ng masang inaapi.
Ang rebolusyon ay para sa matagalan
at tunay na kapayapaan,
kapayapaang nakabatay sa hustisyang panlipunan.
Ito ang salalayan ng masaganang kinabukasan
at itatayong mapayapa at maunlad na lipunan.
Tungkulin natin itong ipaunawa sa mamamayan
pati sa kapamilya't mga kaangkan
upang tanggapin nila't suportahan
ang magiting na armadong paglaban.
Huwag mahulog sa patibong ng kaaway
Ang pagsuko ay walang saysay
Walang ibang dapat gawin
Kundi ang paglaban natin
Isulong ang Matagalang Digmang Bayan!
Sumapi sa Bagong Hukbong Bayan!

Naguguluhang masa na naliliwanagan na:
Ako'y nakumbinsi mo na.
Maraming salamat kasama!
Hindi na magpapalinis ng pangalan!
Hindi na susuko sa kaaway ng sambayanan!
Lalabanan ang mga pasista kasama ang masa
At sa Bagong Hukbong Bayan ay sasampa na

Lakandiwa:
Malinaw ang ating panawagan
sa mga masa at mga kasama.
Manindigan at lumaban!
Kampanyang pagpapasuko, tiyak na mabibigo
Kung patitibayin ang bigkis ng masa at hukbo.
Sa ika-52 anibersaryo ng mahal nating Partido
nagpupugay ang sambayanang Pilipino
at nagdiriwang ang Pulang hukbo.
Ipagpapatuloy natin ang paglaban,
Tungo sa ganap na kalayaan! D

# Bumalikwas

PULANG BANDILA-EDC-NPA BATANGAS | ARMAS-TK

*Intro:*
*G-D-C-G 2x*

```
        G                   D
Mga kasama, magkapit-bisig
            C                G
Pagbuklurin, mga aping uri
     Em                    D    C
Sa lipunang mala-pyudal, at mala-kolonyal
Em        D       G
Tayo'y magbabalikwas
```

*Refrain 1:*

```
           Em             D
Hawakan ang iyong armas
     C
Palawakin, baseng masa
       Em      D          G
Lakas natin, dudurog sa kaaway
         Em             D
Sa paglaban ang paglakas

   C
Muog ang sambayanan
   Am                        D
Makakamit ang malayang bukas
```

*Koro 1:*

```
          C  G   D            Em
Bumalikwas, patungong paglaya
    C          G         Em         D
Hindi pagagapi, tagumpay ang mithi
```

               *C   G     D                 Em*
Bumalikwas, patungong paglaya
      *C             D                   G*
Hindi pagagapi, bumalikwas

*G-D-C-G*

            *G                  D*
Mga kasama, tatagan ang loob
 *Em                   D*
Tapang at prinsipyo
     *C*
Armas ng proletaryo

    *Em             D                            C*
Sumapi na sa Bagong Hukbong Bayan
                *Am                            D*
Magpunyagi hanggang tagumpay

*(Ulitin ang Koro I)*

*Refrain 2:*
                  *Em                D*
Hawakan ang iyong armas
  *C*
Itutok sa kaaway
         *Em       D                         G*
Gagapin, batas ng digmang bayan

               *Em                   D*
Sa paglaban ang paglakas
      *C*
Muog ang sambayanan
    *Am                                  D  —  E*
Makakamit ang malayang bukas

*Koro 2:*

```
        D A  E         F#m
Bumalikwas, patungong paglaya
   D        A       F#m         E
Hindi pagagapi, tagumpay ang mithi
        D A  E      F#m
Bumalikwas, tayo'y aalpas
   D        E         A  F#m
Hindi pagagapi, bumalikwas
   D               E    break  A
Hindi pagagapi, bumalikwas
```

# Terorismo ng estado

ADAPTASYON MULA SA AWIT NA "IKA'Y MAHAL PA RIN",
NINA KA RICA, KA TIKBOY AT KA RENYO

Kailangan ba na mandahas sa aming bukid?
Bukas kaya'y putok na naman ang maririnig?
Hindi pa ba magwawakas ang panliligalig
Na dulot ay takot, teror at hinagpis?

*Refrain:*
Sadyang walang magagawa kundi lumaban
Sa diktador, pasista at mga gahaman
Patuloy ang panghahalihaw sa kanayunan
Hinahasik puting lagim sa kalunsuran

*Koro:*
Bomba, kanyon, drone, mortar at istraping
Winasak nang lahat sa buhay namin
Muli't muli kayo'y pagbabayarin
Pasista'y pabagsakin
Inutang niyong dugo sa aming bayan
Mga karapatang niyuyurakan
Hindi na dapat pa itong hayaan
Digmang bayan sa terorismo'y magwawakas

Walang kaluluwa ang tulad ninyong berdugo
Dapat na ibagsak taksil na estado
Panunupil na hatid ng mga reaksyunaryo
Ito ang tunay na mukha ng terorismo

*(Ulitin ang Refrain)*

*Koro:*
Bomba, kanyon, drone, mortar at istraping
Winasak nang lahat sa buhay namin
Muli't muli kayo'y pagbabayarin

Pasista'y pabagsakin
Inutang niyong dugo sa aming bayan
Mga karapatang niyuyurakan
Hindi na dapat pa itong hayaan
Digmang bayan sa terorismo'y magwawakas

*(Instrumental)*

Bomba, kanyon, drone, mortar at istraping
Winasak nang lahat sa buhay namin
Muli't muli kayo'y pagbabayarin
Pasista'y pabagsakin
Inutang niyong dugo sa aming bayan
Mga karapatang niyuyurakan
Hindi na dapat pa itong hayaan
Terorismo'y wakasan

*(Ulitin ang Koro)*

Digmang bayan sa terorismo'y magwawakas

ANO ANG KAPALIT NG PAGSUKO?




AKALA MO...

NFA
25 kg
ALAK

SA KATOTOHANAN...

① SAPILITANG REKRUTMENT SA CAFGU

② PAGKAHIWALAY SA KOMUNIDAD

③ PAGKAWASAK NG PAMILYA

④ PAGKASIRA NG PAKIKIPAGKAISA SA NPA

⑤ PAGTALIKOD SA LABAN NG MAMAMAYAN

PAIGTINGIN ANG PAGLABAN!




ANO ANG KAPALIT NG PAGSUKO
*digital*
Ka Kule



DETATS
*watercolor and pen*
Astro Guerrero Caballero



B.R.A.S.S.
*digital*
RA Santiago




IBAGSAK ANG NAGHAHARING URI!
*ballpen*
Ka Kule




IBAGSAK ANG RUSD!
*digital*
RA Santiago



TANGHAL
*pencil and pen*
mula sa larangan ng South Quezon-Bondoc Peninsula



PULONG MASA
*pencil*
Ka Anghila



PULANG MANDIRIGMA
*pencil*
Ka Mubeak




PULONG TALAKAYAN
*pencil*
Ka Mubeak



BAKASAN
*ballpen*
Ka Reniel




PULONG PAG-AARAL
*pencil*
Ka Eunice



TUBUHAN
*graphite and charcoal*
Ka Atong



TYUTOR
*ballpen*
Ka Atong



PAKAT SA TABING HAYWEY
*pencil*
mula sa isang larangang gerilya sa Palawan



SAYAWAN
*pencil*
Ka Khobar



KAULAYAW
*pencil*
Ka Khobar

# Gabing Madilim

TULA-DULA NI KA PLENI



*(Papasok ang dalawang sundalo na hawak sa magkabilang braso ang isang magsasaka. Nakapiring ang dinakip at nakagapos ang mga kamay sa likod. Nagpupumiglas ang dinakip sa hawak ng mga sundalo sa kanya, sumisigaw ng "Bitiwan nyo ako! Wala akong kasalanan!" Iluluhod ng dalawang sundalo ang dinakip na magsasaka sa gitna ng entablado. Nakatungo ang ulo ng dinakip, saka magsasalita)*

Magsasaka: Gabing madilim.
Tanging ang mga kinang
Ng mga alitaptap lamang
Ang nagbibigay-buhay
Noon sa gabing madilim.

*(Unti-unting iaangat ang ulo)*
Pagkat hindi lang ang gabing iyon ang patay
Kundi maging ang kinabukasan
Ng buong mamamayan.

*(Tiim-bagang)*
Nagsikap kaming anakpawis na mabuhay:
Nagkaisa, isinigaw sa lansangan
Ang aming karapatan;
Walang mawawala sa amin,
Kung kami ay lalaban,
Sa gitna ng dilim, nilabanan namin
Ang pasismo,
Tiranya at pang-aabuso
Ng mga sundalo.

*(Pasalaysay, sa paraang inaalala ang mga nakaraan)*
Gabi ring madilim
Nang ako'y hinuli
*(Umiiyak)*
Iginapos, piniringan,
Kinulata ng baril,
Tinortyur,
Pinaso ng baga ng kanilang mga sigarilyo,
Pinagsamantalahan nang walang kalaban-laban!
*(Hahagulhol, nakatungo ang ulo)*

*(Sisigaw)*
Tama na! Wala kayong awa!
*(Titingala)*
Ano ang aking kasalanan?

*(Madiin, galit)*
Piringan niyo man ang aking mga mata
Hahanapin pa rin ang katarungan at paglaya!
Takpan niyo man ang aking mga tainga
Diringgin pa rin ang tawag ng paglaban!
Busalan niyo man ang aking bibig
Isisigaw pa rin ang pagpapabagsak sa inyong mga ganid!
Igapos niyo man ang aking mga kamay
Huhulagpos ang makauring galit at mag-aaklas
Tutungo sa kabundukan, doon mag-aarmas!

Rebolusyon ang tanglaw sa pusikit na dilim!

*(Madiin, habang iniiling-iling ang ulo)*
Wala kayong makukuha sa akin!
Wala kayong makukuha sa amin!

*(Mula sa pagkatungo, unti-unting titingala)*
May araw rin kayong mga terorista
Darating ang araw ng paghuhusga
Hahatulan kayong maysala
Papanaw ang dilim, mananaig ang hustisya. D

*(Tabing)*

# Talastasan sa pagitan ng tapat at taksil

TULA-DULA NI KA PLENI

LUNAN: Bilangguan

Taksil: O, matapang na Pulang mandirigma!
Kumusta ka, matapos bawian ng laya?
Bagay na bagay ka rito sa loob ng kulungan
Simpleng pamumuhay, di ba dito ka sanay?
Malamig na rehas, malamig na semento
Tulad ng buhay sa kabundukan
Walang alwan, walang kaginhawaan
Tingnan natin kung hanggang saan
Ang ipinagmamalaki mong paninindigan

Tapat: Ah, ikaw pala, ang demonyo kong bisita
Ang marurumi mong daliri ang nagpapahamak sa masa
Taksil ka sa rebolusyon, sa bayan, sa mamamayan!
Ipinagpalit mo ang iyong kaluluwa
para sa kaunting salapi't sariling ganansya
Tingin mo ba sa sarili mo'y malaya?
Ang totoo'y sakmal ka sa leeg
Ng mga amo mong terorista
Kaya ka ba bumaliktad para isalba ang 'yong buhay?
Duwag ka, hangal! Takot sa kamatayan!

Taksil: Shh… ganyan din ako noon
Pinagdaanan ko na 'yan
Pero maliliwanagan ka rin kalaunan
Ang tagal-tagal na nating nagrerebolusyon
Hindi ka ba napapagod?
Makipagtulungan ka na sa gubyerno
Para matapos na ang paghihirap mo



Tapat: Nakakaawa ka naman
Ikaw pala itong tunay na bilanggo
Nabilog na ng mga gahaman ang iyong ulo
Tuluyan mo na bang binura sa iyong isip at puso
ang sagot sa tanong na “para kanino?”?

Iyo na bang nakalimutan
ang napakaraming masang ating pinaglilingkuran?
Nawaglit na ba sa iyo ang ating pinaglalaban?
Alalahanin mo ang mamamayang pinaslang ng estado
at mga unti-unting pinapatay sa gutom at pagkasiphayo.
Isipin mo ang mga magsasakang walang makain
ang mga manggagawang sa kapital ay alipin...
ang bawat isang ninakawan ng kalayaan
ng katarungan, ng karapatang mabuhay!

Ang masang api ang tunay mong tinalikuran
Sila ang iyong ipinagkanulo!

Taksil: Eh nasaan ba ang iyong mahal na masa?
Mag-isa ka ngayon, nagdurusa
Ni hindi ka nila naalaala
Mag-isa ka lang sa sinasabi mong pakikibaka

Ito na ang katapusan mo!
Liban na lang kung gagawin mo ang ginawa ko
kapag inamin mong NPA ka at sumuko,
at lumuhod sa mga sundalo at gobyerno,
tiyak na hindi mo na mararanasan ang anumang pagmamalupit
ang malamig na rehas na bakal na ito ay maaalis.

Tapat: Kilala mo ako't kita'y nakaulayaw
sa araw-araw nating buhay noon sa pakikibaka.
Marami ang ating pinagsamahan,
kaya dapat mong malaman: HINDING-HINDI KITA TUTULARAN!

Tapat ako sa masa,
tapat ako sa aking sumpa,
tapat ako sa Pulang Hukbo
at tapat ako sa Partido.

Batid kong ang masa—ang magsasaka, manggagawa
Tulad ko'y nagpupunyagi sa pakikibaka

Hindi man kami magkapiling
Ngunit ang diwa namin ay iisa

Wala akong pagsisisi
sa pag-aalay ng buhay sa rebolusyon
Ang buhay ko sa loob ng Hukbong Bayan
Makabuluhan, walang katumbas na halaga

Lamigin ma'y nariyan ang mga kasama
at masang mainit kaming niyayakap.
Sila ang dapog, ang dagmang, ang apoy
na nagpapasilyab sa aking pagpapatuloy.
sa ligaya man o lumbay,
sa bawat suliraning nakahadlang,
sa hirap man o sakripisyo, hanggang kamatayan!

Taksil: Hindi ka palalayain ng iyong panata!
Hindi ka bubuhayin ng iyong paninindigan!
Mabubulok ka sa bilangguan
iya'y isang katiyakan!

Tapat: Ang malaya kong diwa't kaisipan
ay hindi mahahangganan ng pagkabilanggo.
Kahit nasa loob ng piitan
Patuloy ako sa makatarungan at makauring paglaban!

Taksil: Ipapahanda ko na ang iyong hukay!
Kung di ka rin lang namin mapapakinabangan
Sumama ka na sa mga martir ng rebolusyon
Na balang araw ay mawawaglit, makakalimutan

Tapat: Mamatay na kung mamamatay!
Agawin nyo man yaring buhay
Hindi ako mag-aatubiling mamatay
'pagkat mamamatay akong tapat ang loob.
hindi ako kailanman malilimutan
ng masa at rebolusyong hindi ko tinalikuran.

Subalit para sa iyong ipinagkanulo ang paglaban
Manginig ka!
Ang taumbayan mismo ang uusig sa iyong mga kasalanan.

Kayong sasandakot na taksil at kaaway
Kasama ang mga nang-aapi’t nagsasamantala
Nagsasayang lang kayo ng laway at pera
Susubukan nyo kaming pigilan
Subalit hawak na namin ang tagumpay
Nasa panig namin ang kasaysayan
Nasa panig namin ang mamamayan
Nasa panig namin ang katarungan

Magtatagumpay ang rebolusyon! D

# Di mapapatid na ugnayan ng BHB at mamamayan

PULANG BANDILA-AMC-NPA NORTH QUEZON

Mga Tauhan

Baryo Bakyo: Luming, Monette, Maring, Tupe

Baryo Palos: Jisel, Lourdes, Tatay Jess, Manuel, Beth, Mila

Baryo Karpa: Nanay Dina, Tatay Elmer

Mga NPA: Ka Jacob, Ka Nelson, Ka Rosa

Mga sundalo

Asset ng sundalo: Vina

Tagapagsalaysay: Inihahandog ng Pulang Bandila, katuwang ang Kapulungan ng mga Giyang Pampulitika, ang isang dulang aantig sa inyong mga damdamin. Ipapakita nito ang kalagayan ng mamamayan sa Sierra Madre sa harap ng pinatinding pasismo at terorismo ng rehimeng US-Duterte at ang mas pinaigting na pakikibaka ng rebolusyonaryong kilusan dito. Ito ang dulang pinamagatang DI MAPAPATID NA UGNAYAN NG BHB AT MAMAMAYAN.

EKSENA 1: ANG PAGDATING NG LIHAM

Tagpuan: Baryo Karpa

*(Pasok ang mga NPA na sina Ka Jacob, Ka Nelson at Ka Rosa, nagtatalakayan, nang humahangos na dumating si Nanay Dina)*

Ka Jacob: Magandang araw po, Nanay Dina! Kamusta po dyan sa baryo?

Nanay Dina: *(Hinihingal pa)* Nakasalubong ko si Ka Elmer, sabi nya nakakita raw sya ng bakas ng kombat sa sabangan ng Karpa. Heto pala at may ipinaaabot na sulat sa inyo galing sa Baryo Palos.

Ka Jacob: Ay, salamat ho. Wag muna kayong umalis at nang makapagkape kayo. Naroon po ang kusina. *(Babasahin ang sulat)*

Mahal na mga kasama,

Rebolusyonaryong pagbati sa inyo! Sana ay ligtas kayo dyan.

Sumulat kami para mag-ulat sa ginagawa ng mga sundalo sa karatig-baryo at kahit sa amin mismong lugar.

Sa ngayon, tatlong buwan na kaming binababaran ng mga kaaway. Takot na ang marami sa amin na manghuli ng baboy-ramo sa kagubatan at baka mapagbintangan na mga NPA. Marami sa amin ang pinupuntahan ang bahay upang kausapin at akusahan na NPA. Ang iba pa sa amin ay pinipilit na maging giya sa operasyon sa gubat.

May dalawang pinatay na katutubo na kakilala rin namin.

*(Labas)*

*Background music: Koro ng Mula sa Kanayunan…*

## EKSENA 2: SIBILYAN KAMI!

Tagpuan: Baryo Bakyo

*(Nagpapahinga ang mga katutubo sa isang talikod-mundo matapos ang kanilang pag-uuway, papasok ang mga sundalo, tatakutin ang mga katutubo)*

Sundalo 1: Kayo! Alam naming nagtatago kayo ng NPA! Aminin nyo na sa amin para hindi kayo mapahamak!

Sundalo 2: Ikaw! NPA ka, ano?!

Tupe: Hindi po, mag-uuway lang po ako.

Sundalo 3: Sinungaling!

Sundalo 1: Kailangan yatang mabatak ng katawan nito a! *(Saka bubugbugin at kukulatahin ng baril si Tupe)*

Tupe: Wag po! Wag po! Maawa po kayo sa akin! May pamilya po ako! May mga anak ako!

Luming: Sir! Wala po kaming alam sa mga sinasabi nyo! Wala pong NPA dito sa amin!

Sundalo 2: Tumigil kang babae ka! *(Tititigan mula ulo hanggang paa ang babae at saka ilalabas ang dila)* Baka gusto mong… HAHAHAHA!!!

Sundalo 3: Hoy! Saka na 'yan kapag nakahuli na tayo ng NPA.

*(Labas)*

EKSENA 3: PINATAY NYO SI TUPE!

*(Kumakain ang tatlong kababaihan, nang dumating sa harap ng kanilang talikod-mundo ang mga sundalo at ibinaba ang isang bangkay. Kaagad na lalapit ang mga gupad[1] sa bangkay)*



Monette: *(pabulong)* Si Tupe ba yan?

Luming: Si Tupe nga!

Maring: *(Tatakbo papunta sa malamig nang bangkay ni Tupe, humahagulhol ng iyak)* Tupe, asawa ko! Anong ginawa

nila sayo?! Tupe!!! *(Babalingan ang mga sundalo)* Anong ginawa ninyo? *(Babalik sa labi ni Tupe)*

Sundalo 1: *(Hahablutin sa buhok)* Tumahimik kang babae ka! Ganyan ang mangyayari sa mga NPA *(titingin sa awdyens)* at yan ang mangyayari sa inyong lahat!

Maring: *(hagulhol nang malakas)*

*(Labas)*

## EKSENA 4: PAGBABASA NG LIHAM

Tagpuan: Baryo Karpa

*(Pasok si Ka Jacob)*

Ka Jacob: *(Tuloy ang pagbabasa ng liham)* Bukod pa dyan, maraming niloko ng mga sundalo na iyan. Kabilang sa pagbibigay ng mga *relief goods* sa amin ay di nila maitatago ang masamang layunin nila. Ninanakaw nila ang dapat nasa aming ayuda. Nakikipagsabwatan pa ang isang katutubo na nasilaw nila ng pera. Pinapatawag para sa ayuda, pero ang mas marami, dinadala sa kampo. Doon pinapaamin silang NPA, tapos pinapapirma sa papel at binibigyan ng 500 pesos na pamasahe.

*(Labas)*

## EKSENA 5: RELIP O E-CLIP?

Tagpuan: Baryo Palos

Sundalo 1: Ayusin nyo ang pila nyo! Lahat kayo mabibigyan ng relip! Layu-layo! Baka kayo magka-COVID!

Vina: *(magpapakyut sa mga sundalong namamahagi ng ayuda)* Sir! *(biglang mapapatingin sa mga nakapila, magtataray)* Ay, bawal pumila NPA dito! Ano ba yan! Siguro pinapila kayo ng mga NPA dito, ano?

Jisel: *(pabulong)* Bakit ba nandyan pa yang si Vina?

Sundalo 2: *(hahablutin ang isa sa mga nakapila)* Ikaw! NPA ka ano?

Jess: Teka lang, sir!

Vina: Ay, NPA po yan, sir!

Sundalo 3: Dito! Dito ka! *(kakaladkarin si Jess)*

Jess: Hindi po! Wala po akong alam sa sinasabi nyo!

*(Makikita sa di kalayuan ng magkumareng Lourdes at Jisel si Tatay Jess na kinakaladkad ng mga sundalo)*

Lourdes: Si Jess yun ah! *(lalapit sa mga sundalo, susundan ni Jisel)*

Jisel: Sir, saan nyo dadalhin si Jess?

Sundalo 1: *(pasinghal)* Bakit? Gusto nyong sumama?

Lourdes: *(mag-iisip ng isasagot)* Hindi po. *(yuyuko na lang)*

Sundalo 2: E di wag na kayong magtanong! Tabi! *(tuloy sa pagkaladkad kay Jess)*

*(Labas)*

## EKSENA 6: TUMITIMBANG ANG TAMA

(Pasok si Ka Jacob sa isang bahagi ng entablado, habang nasa kabilang bahagi naman sina Jisel at Lourdes at sa di kalayuan, si Manuel)

Ka Jacob: *(Tuloy ang pagbabasa ng liham)* Nagpulong ang aming sangay para pag-usapan kung anong gagawin sa pang-aatake ng sundalo. Habang wala kayo, nagsisikap kaming palakasin ang loob ng isa't isa at magpakatatag.

*(Labas si Ka Jacob)*

Jisel: Naku! Ano kayang mangyayari kay Ka Jess?

Lourdes: Oo nga, nakokonsensya din ako. Di man lang natin sya

natulungan. Baka matulungan tayo ni Ka Manuel. *(lalapit kay Manuel)*

Jisel: Magandang araw po, Ka Manuel.

Manuel: Magandang araw din. Bakit parang may problema yata?

Lourdes: Kinuha kasi ng mga sundalo si Ka Jess, wala po kaming nagawa.

Manuel: Naku, ganun ba?! Tsk. Tsk. Tsk. Perwisyo talaga ang mga hayop na iyan. Kailangan na nating kumilos. Dapat palayasin na ang mga sundalong 'yan sa komunidad natin. Kailangan nating magkaisa

Jisel at Lourdes: *(ahitado at magtatanguan)*

*(Labas lahat)*

EKSENA 7: PULONG NG SANGAY

*(Pasok si Manuel, Jisel, Lourdes, Beth, at iba pang kasapi ng SPL)*

Manuel: Mga kasama, hindi tayo papayag na wala tayong gagawin sa pandarahas ng mga militar sa ating baryo. Ang hirap na nga ng buhay, may Covid pa. At ginagamit pa nila ang Covid para makapasok dito at maghasik ng lagim. Sa karatig nating mga lugar, dalawa na ang pinatay, kasama na si Ka Tupe. At dito sa atin, dinampot si Ka Jess! Kahit wala ang mga hukbo, dapat gumawa tayo ng paraan. Dapat matuto tayong tumindig sa sarili nating mga paa!

Mila: Tama si Ka Manuel! Sama-sama tayong kumilos para mapalayas ang mga sundalo. Anong tingin niyong pwede nating gawin?

Lourdes: Bakit hindi tayo sumulat sa mga kasama tungkol dito?

Manuel: Magandang mungkahi yan. Pero kulang. Hindi natin pwedeng iasa ang lahat sa hukbo. May tungkulin din tayo bilang mga kasapi ng Partido!

Beth: Bakit hindi tayo magpetisyon? Kalampagin natin ang *chieftain*, ang kapitan ng barangay, hanggang kay meyor.

Jisel: Lumapit tayo kay Father para tumulong sa atin. Sigurado kilala sya ng mga pulitiko.

Lahat: Oo nga, tama yan…

Lourdes: Eh baka naman tayo lang pumirma dyan? Baka pag-initan tayo nyan!

Beth: Hindi! Marami nang galit sa mga sundalo, kahit sa ibang baryo kaya siguradong maraming sasama sa petisyon. Kung hindi nila naiintindihan ang petisyon ay tayo na ang dapat magpaliwanag nun. Gusto ng mga masa na paalisin ang mga sundalo, kailangan lang na may mamuno sa kanila.

Lahat: Tama yan! Gawin natin yan!

Manuel: Sige, mukhang nagkakaisa na tayo, mga kasama. Ano, kailan tayo mag-uumpisa?

*(Labas)*

## EKSENA 8: PAPANAGUTIN ANG MGA PASISTANG SUNDALO!

*(Pasok ang mga NPA: Ka Jacob, Ka Nelson, Ka Rosa at iba pa)*

Ka Jacob: *(Patuloy sa pagbabasa ng liham)*

Nagbabahay-bahay kami ngayon para sa petisyon na palayasin ang mga *army*. Nakapagpa-iskedyul kami ng dayalog, sasamahan kami ni Kap at isang konsehala. Susulatan na lang namin kayo ng mga susunod na balita.

Mag-ingat kayo, mag-ingat tayong lahat.

Ka Manuel

Ka Jacob: *(kausap si Nanay Dina)* Marami na palang nangyari sa inyo, Nay.

Nanay Dina: *(ngingiti)* Nagpunta rin pala si Father sa dayalog.

Nasermunan ang Army! Ang sabi ng opisyal, aalis na raw sila't wala namang napala sa amin.

Lahat: *(kaunting tawanan)*

Ka Rosa: Bilib din kami ha. Kayang-kaya nyo nang harapin ang kaaway!

Nanay Dina: Eh kayo ba, anong plano ninyo? Naghahanap ng katarungan ang mga tao doon, lalo na yung asawa ni Tupe.

Ka Jacob: *(babaling kay Ka Nelson)* Kumusta ba ang tsinek nyong sayt?

Ka Nelson: Maganda naman ang pwestong yun. Malapit na rin iyon daanan batay sa inaral nating padron. Kailangan lang natin ng katulong na *lookout*.

Nanay Dina: Pwede si Totoy ko! Sabihan ko rin si Tatay Elmer para ma-organisa ang milisya natin.

*(Nasa gitna sila ng talakayan nang papasok si Tatay Elmer. Hinihingal at hawak na ang tsinelas.)*

Tatay Elmer: Mga kasama, may bagong dating na trak ng kaaway. May laman. Nakita ng mga tao natin papasok ng sentro ng Palos.

Ka Jacob: Yan na ang hinihintay natin.

Ka Nelson: Magpupulong ang kumand para magplano. Tay, magbalik muna kayo sa baryo. Subaybayan nyo lang ang galaw at magpaabot kayo samin. Papuntahin nyo na lang dito sina Totoy. Mag-ingat ho!

Tatay Elmer: Sige. Kami na'ng bahala, magsabi lang kayo.

*(Labas)*

## EKSENA 9: TAMBANG

*(Awit-galaw ng Tambang: Nakaposisyong ambus ang mga NPA sa isang bahagi ng entablado, habang nasa kabilang bahagi ng entablado ang isang mag-uuway.)*

Sansaglit na lamang ang hinihintay *(dahan-dahang aabante ang mga NPA, nakatutok ang mga sandata sa unahan)*

Dumapa nang dahan-dahan sa gilid ng daan *(dahan-dahang uupo)*

Nariyan na… nariyan na ang kaaway *(papasok ang mga militar at lalakad sa harap ng nakaambus na NPA)*

Papalapit… papalapit sa 'ting hanay

Pandama'y talasan

Sandata'y ikasa *(ikakasa ang mga baril)*

Wag lilikha ng ingay

Kumubli't maghanda

Nariyan na… nariyan na ang kaaway *(lalakad ulit ang mga sundalo)*

Papalapit… papalapit sa 'ting hanay *(lalapit sa nag-uuway sa kabilang bahagi ng entablado)*

Mga pasistang pahirap sa masa *(bubugbugin ang mag-uuway, saka ito babarilin)*

Nariyan na… nariyan na *(lalakad ang mga sundalo hanggang sa harap ng NPA)*

Ang gatilyo'y kalabitin *(papuputukan ng NPA ang mga sundalo sa harap nila, lalaban ang mga sundalo, pero marami na ang kaswalti sa kaaway)*

Isa-isang asintahin

Ang bala ay wag sayangin

Armas nila'y samsamin

Dinggin mo ang atas

Sundin bawat kumpas *(sesenyas ang kumander ng NPA ng silent command)*

Abe, Baking, Kaloy

Sugod, buong lakas! *(Sisigaw si Ka Nelson ng "Asolt!")*

Nariyan na… nariyan na ang kaaway *(aabante ang mga NPA palapit sa mga sundalo)*

Papalapit… papalapit sa 'ting hanay

Mga pasistang pahirap sa masa *(Aakayin ng sundalo ang sugatan nilang kasamahan, lalakad sa kabilang bahagi ng entablado para umalis sa ambush zone. Gamit ang silent command, aatasan ng kumander ang tropa para mag-iskrambol sa kaliwa, kung saan papunta ang mga sundalo)*

Nariyan na… nariyan na



Ang gatilyo'y kalabitin *(papuputukan muli ng NPA ang mga sundalo sa harap nila, kakaunti na ang makakalaban sa mga sundalo)*

Isa-isang asintahin

Ang bala ay wag sayangin *(titigil sa pamumutok ang mga sundalo)*

Armas nila'y samsamin

Pagputok sabay-sabay *(Aasolt na ang mga NPA habang namumutok)*

Wag maglulubay

Hanggang mga kaaway *(susuko na ang mga natitira pang sundalo)*

Magtaasan ng kamay *(magkiklining ang mga NPA ng mga armas ng mga sundalo)*

Isang tagumpay sa Bagong Hukbong Bayan

Isang tagumpay ng ating digmang bayan

Isang tagumpay, isang tagumpay! *(sabay-sabay na itataas ng mga NPA ang mga mga baril na nasamsam)*

Ka Jacob: Mabuhay ang Bagong Hukbong Bayan!

Lahat: Mabuhay!

*(Wakas)*

*Itinanghal sa pagdiriwang ng ika-52 anibersaryo ng Bagong Hukbong Bayan sa isang larangang gerilya sa Sierra Madre.* D

---

*1 gupad - asawang babae o matandang babae*

# Bukas na liham ng isang kabataang NPA sa kanyang ina

*30 Nobyembre 2020*

*Pinakamamahal kong Mama,*

*Magandang araw po at rebolusyonaryong pagbati!*

*Kamusta kayo dyan sa atin? Kamusta po kayo ni Papa? Sana ay datnan kayo ng sulat ko sa maayos na kalagayan, malusog ang katawan at malayo sa sakit lalo't laganap ang Covid ngayon. Makukulit pa rin ba ang mga kapatid? Kasing-pasaway ba nila ako noong ako'y paslit pa at ganyan ang edad?*

*Malamang ay lagi niyo akong naaalala sa tuwing pagagalitan o yayakapin sa pagtulog sina bunso. "Kamusta na kaya ang aking panganay doon? Baka puno na ng kagat ng lamok ang kanyang mga braso at binti. Nilalamig kaya siya kapag gabi? Ano naman kaya ang tutulugan niya roon? Kumakain pa kaya siya sa oras? Naku, baka napalaban na sila. Baka 'pag napalaban sila'y di ko kayanin..."*

*Mama, alam ko pong iniisip niyo ang mga pag-aalalang ito, o di kaya'y sinasambit sa sarili kapag napapasagi ako sa inyong alaala. 'Wag kayong mag-alala, ma, naiintindihan ko po. Naiintindihan ko kung ganito kayo mag-alala, kung hihilingin niyo na umuwi na lang ako sa bahay nang makumpleto na ulit ang ating pamilya. Nanay kayo, e. Isang magulang na nagbuo, nagluwal ng isang panibagong tao. Nanggaling ako sa sinapupunan niyo kaya kung anuman ang mangyari sa aking buhay, kung papaano man ang maging takbo nito ay siguradong may sasabihin kayo, aalma kapag taliwas ito sa kagustuhan niyo. At*



*naiintindihan ko kung nagagalit kayo dahil wala sa hinagap at pinangarap niyong magiging buhay ko ang pag-e-NPA. Lumalaban ako sa gobyerno kaya baka nagagalit kayo, iiyak, at iisiping nabigo kayo bilang isang ina. Ma, ang magluwal ng taong nangangarap na wakasan ang kahirapan sa bansa at pabagsakin ang dahilan o ugat ng kahirapang ito ay hindi kailanman magiging kabiguan bilang isang ina!*

*Wala pong magulang na gustong mapariwara ang kanilang anak. Pero, Ma, hindi kapariwaraan ang tinatahak ko ngayong buhay.*

*Ang paghuhukbo ko'y palatandaan ng aking lalong pagkamulat sa nangyayari sa ating lipunan. Ito'y pagiging mapangahas na magkaroon ng napakahalaga at makasaysayang papel sa pagbabago ng mapang-api at mapagsamantalang lipunan. Biruin nyo, Ma, buong daigdig ang nais kong baguhin!*

*Ma, sa ganitong kalagayan ng bansa natin, normal na po ang pamilyang magkakalayo. Maraming mga magulang ang napipilitang mangibang-bansa at iwan ang sariling anak para mag-alaga ng anak ng iba, o lumalayo nang ilang araw, buwan, taon hanggang dekada para maghanapbuhay. Mayroon ding mga magulang na nawawalan ng anak, o anak na nawawalan ng magulang dahil sa palpak na sistemang pangkalusugan ng gobyerno. May mga magulang na dahil sa sobrang kahirapan ay gumagawa ng krimen at nakukulong, nahihiwalay rin sa pamilya. Sa paghuhukbo ko dito sa kanayunan, marami-rami rin akong nasaksihang mga inang kahit labag sa kanilang kalooban ay ipinamimigay o ipinaaalaga sa iba ang kanilang anak dahil sa hirap ng buhay at pagkabaon sa utang. Ibig sabihin, winawasak ng ganitong klaseng sistema ang bawat pamilyang Pilipino. Masisisi ba natin ang mga magulang na ito? Hindi. Ang sisihin natin sa pagkawasak ng bawat pamilya ay ang lintik na gobyerno mismo na walang alam kundi ang magpayaman at magpalawak ng kapangyarihan. Lumalaki ang agwat ng mayayaman at mahihirap, at alam kong alam niyo ito dahil ang mismong pamilya natin ay dumaranas ng hirap.*

*Kaya, Ma, malulungkot ako at mababahala kung kayo man ay sasama sa mga sundalo at makikipagtulungan sa kanila upang ako'y pauwiin. Sila ang itinuturing namin na kaaway — kaaway ng sambayanan! Ang pakikipagtulungan sa kanila'y parang pagtulong na rin na mapanatili at mapatagal ang pang-aapi at pagsasamantala sa bansa. Mahal na mahal ko kayo, at alam kong mas maiintindihan niyo ako at ang mga ginagawa ko kumpara sa mga sundalo. Sinasamantala nila ang inyong damdaming ina at pagiging mapagmahal na magulang! Bilang inyong anak na nasa*

*hustong gulang at alam ang ginagawa, hinihiling ko na huwag kayong magpagamit sa kaaway.  Inspirasyon ko kayo sa aking ginagawang pakikidigma, isa kayo sa dahilan kung bakit ako at ang iba pang mga kabataang NPA ay naririto.  Kabilang kayo sa masang aming pinaglilingkuran!  At kung sakali man, at huwag naman sana, ang magiging pagpanig niyo sa kalaban ng masa ay magiging napakasakit para sa akin, ito'y pagguho ng isa sa aking mga inspirasyon... at madudurog ang aking puso, Ma!*

*Huwag po kayong mag-alala, hindi kayo nawawaglit sa aking isip sa araw-araw kong gawain sa Pulang hukbo.  Maaalala ko kayo kapag kapiling ko ang mga masa.  Sa tuwing niyayakap ko ang mga nanay sa baryo ay para ko na rin kayong kayakap.  Mapagmahal sila, Ma, katulad niyo.  Minamahal po nila at sinusuportahan kami na para nilang tunay na anak.*

*Sige po, Ma, hanggang dito na lang muna.  Alam kong gusto niyo akong makita at makausap.  May plano para rito ang mga kasama. Tiyak na gagawin ko ang buong makakaya para sa ating muling pagtatagpo.  Ikamusta niyo na lang ako kay Papa at sa iba pang mga nariyan.  Miss ko na kayong lahat.*

*Mahal na mahal ko po kayo, at hindi ako magsasawang sabihin ito. Mahal na mahal po kita, Ma.*

*Mula sa puso ng inyong anak at anak ng bayan,*
*Hanna*

# Liham sa ama

NI KA GEORGE

*Disyembre 2021*

*Papa,*

*Rebolusyonaryong Pagbati!*

*Happy 53rd anniversary sa mahal nating Partido!*

*Nanghihinayang at nalulungkot ako dahil 'di ka namin kasama habang nagdiriwang ng anibersaryo. Nalulungkot ako kasi akala ko makakasama pa kita nang matagal habang sabay tayong naglilingkod sa sambayanan. Sabi mo, marami ka pang ituturo sa akin. 'Di ba kayo nga yung nagturo sakin kung paano gumamit ng pistola, gumamit ng bp, gumamit ng i-com, tumugtog ng gitara?*

*Naaalaala ko pa yung sinabi mo sa huling sulat mo sa akin na gusto mo pang mabasa ang mga likha kong tula… pero paano yun? Wala ka na.*

*Hayaan mo Papa, ikaw naman ang isa sa inspirasyon ko sa paglikha ng tula, kaya kahit 'di mo na mababasa, iaalay ko pa rin 'yun para sa'yo.*

*Limang taon lang kitang nakasama sa sonang gerilya, pero sa limang taon na yun, marami akong natutunan. Marami kang naituro at ang pinakamaganda ay nang magsimula kang ituro sa akin kung paano taluntunin ang landas tungo sa armadong pakikibaka para paglingkuran ang masa.*

*Sa maikling pagkakataon na magkasama tayo, naging mabuting Kasama at Ama ka para sa akin.*




*Maraming salamat Papa… Sobrang miss na kita.*

*Tiyak na sobrang miss ka na ni Mama, malamang na tumutulo pa rin ang luha sa kanyang mata. Alam mo naman na sobrang mahal ka ni Mama, 'di ba?*

*May mahalagang bagay rin akong natutunan sa pagkawala mo. 'Yung pagkakataon pala na kasama mo ang mga taong mahalaga para sayo, mahal sa buhay, dapat pala talagang iparamdam mo sa kanila kung gaano mo sila kamahal, gaano sila kahalaga. Kasi sa buhay natin bilang rebolusyonaryo, humahawak naman tayo sadya ng armas, mayroon tayong kaaway… Hindi natin hawak ang buhay natin. Maaaring bukas makalawa, meron na namang mawala.*

*Kaya habang maaga pa, may panahon pa para iparamdam 'yun lahat sa kanila.*

*'Yun ang bagay na na-miss ko sa pagitan natin. Akala ko po kasi matagal pa tayong magkakasama e. Kaso hindi pala ganun.*

*Simula nang mawala ka, lalong naging matindi ang pandarahas ng pasistang kaaway sa ating pamilya. Hanggang ngayon ay ginigipit sila at nakakagalit dahil pati ang mga bata dinadamay, tinatakot, hinaharas. Mga wala talaga silang pakundangan! Mga pasista't kriminal!*

*Gayunman, ipinapakita lang ng bulok at reaksyunaryong gobyerno na sila talaga ang ultimong rekruter ng NPA. At tinitiyak ko na maraming maghu-Hukbo kahit sabihin ng kaaway na uubusin o pupulbusin nila ang NPA.*

*Sabi nga, hindi laging dapat manaig ang takot sa dibdib, dapat itong itransporma sa makauring galit at paglupig sa kaaway.*

*Mahal na mahal ka namin, Papa!*

*At kahit wala ka na, sobrang proud ako na ikaw ang tatay ko.*

*Lubos na nagmamahal,*
*Ka George*

# PASASALAMAT

Lubos na nagpapasalamat ang patnugutan ng DAGITAB sa lahat ng mga kasama't masa na naging bahagi ng pagbubuo ng ating panrehiyong dyornal para sa taong 2020-2021.

Maraming salamat sa Panrehiyong Kumand sa Operasyon-BHB Timog Katagalugan sa Paunang Salita. Pasasalamat sa Pulang Bandila-EDC-NPA Batangas at Pulang Bandila-AMC-NPA North Quezon sa kanilang mga likhang awit at dula. Salamat sa mga tula-dula ni Ka Pleni at sa balagtasang likha ng Pulang Bandila-LdGC-NPA Mindoro.

Salamat sa Kalatas, Diklap, Lagablab at Alab sa pagbabahagi ng kanilang mga nailathala nang akda.

Maraming salamat sa makukulay at buhay na buhay na mga sining biswal mula kina Ka Mubeak, Ka Eunice, Ka Isidro, Ka Atong, Ka Khobar, Ka Pleni, Astro Guerrero Caballero, Ka Martin, Ka Kule, Ka Reniel, RA Santiago at Ka Princess.

Sa makabuluhang mga kwento at sanaysay mula kina Belinda Bukirin, Resureccion Marasigan, Ka Karen, Ka Arvhy, Ka Calib, Ka Miko, Ka Dessa, Ka Rona, Ka Yves, Ka Jimboy, Ka Althea, Ka Victor at Ka Jani, maraming salamat!

Salamat sa mga tulang alay nina Kevin Cedrick "Ka Lucio" Castro, Axel Pinpin, Adel Serafin, Ka March, Ka Hunter, Ka Nathan, Ka George, Ka Rosie, Ka Oryang, Ka Tristan at Ka Ella.

Maraming salamat sa lahat ng mga nakapanayam ng DAGITAB, sa pagbabahagi ng kanilang natatangi at makabuluhang mga karanasan sa buhay pakikibaka at pagharap sa pasismo ng rehimeng US-Duterte.

Para sa lahat ng Pulang mandirigma, rebolusyonaryo at sambayanang Pilipino ang DAGITAB 2020-2021. Pinakamainit na pasasalamat! Mabuhay kayong lahat! D

